## Kabanata I

# PANIMULANG PALIWANAG; PAGBIGKAS AT GAMIT NG TULDIK

### Balarila at Linggwistika

Ang *Balarila* ay sining o katipunan ng mga tuntunin at paraan ng maayos at wastong paggamit ng wika.[1]

Ang *Linggwistika* o *Aghamwika* ay sangay ng kaalaman na nag-aaral ng wika ng isang kalipunan ng mga tao: ang istruktura o kayarian nito; paano ito nagbabago sa mga pook at panahon; paano ito nauugnay sa iba pang wika; at paano ginagamit ng mga nagsasalita nito.[2]

Magkatulad ang paksang-aralin ng dalawa: ang wika, ang maayos, wasto, at mabisang gamit nito sa pakikipagtalastasan o komunikasyon ng tao sa kanyang kapuwa, sa pasalita o sa pasulat na anyo.

May mga dati nang kaalaman sa Balarila na tinatawag sa mga bagong pangalan sa Linggwistika; ang mga ganito'y inilalahad dito nang magkasama upang hindi makalito. Gayon din, ang masasalimuot na tuntunin sa Linggwistika ay hindi na isinama o kaya'y pinagaan, upang hindi makahadlang sa pangunahing layunin: ang madaling pagkatuto ng wika na kailangan sa pakikipagtalastasan sa kapuwa.

### Pagbigkas

Mahalagang matutuhan ang wastong pagbigkas sa mga salita sapagka't ang wika ay higit na pasalita kaysa pasulat. Unang natututuhan ng tao ang wikang pasalita kaysa sa pasulat; sa buong buhay niya ay higit na higit ang pangangailangan niya sa wikang pasalita kaysa sa pasulat.

[1] Surian ng Wikang Pambansa, *Balarila ng Wikang Pambansa* (Maynila: Kawanihan ng Palimbagan, 1944), d. 1.

[2] William G. Moulton, "The Nature and History of Linguistics," *Linguistics* (Forum Lectures, Voice of America), 1969, p. 4.

Ang pagbigkas o pagpapatunog sa bawa't titik ng abakada ay tinatawag ngayon sa Linggwistika o Aghamwika na *ponolohiya.* Ang bawa't yunit ng tunog ay tinatawag namang *ponema.*

Ang pagbigkas sa bawa't patinig ay isa-isang inilarawan sa *Balarila ng Wikang Pambansa;* ganoon din ang ginawa sa bawa't katinig na pinagpangkat-pangkat, gaya ng mga bigkasin ng labi; ng dila sa ngalangala; ng dila sa ngipin; sa lalamunan o sa puno ng dila at sa mga tiguk-tigukan, atb.[3] Sa Linggwistika naman o Aghamwika ay tinatawag ang mga ito na labyal, labyo-dental, belar, glotal albyolar, atb., na kung iisa-isahang ilarawan ay hindi lamang makalilito kundi makababagot pa rin, lalo na sa mga bagong nag-aaral ng Sining ng Komunikasyon sa mga dalubhasaan at pamantasan.

Ang madali at magaang na pagkatuto ng mga naturang wastong pagbigkas ay iniiwan na sa mabuting pagbibigay-halimbawa ng guro sa kanyang mga tinuturuan. Ito'y batay sa simulaing "pakikinig, pagbigkas, pagsasalita, pagbasa at pagsulat" sa gayong pagkakasunud-sunod - sa mabisang pagkatuto ng isang wika. Kaya't sa maingat na pakikinig ng mag-aaral sa wastong pagbigkas ng guro, na susundan naman nila, nagsisimula ang magaan at kawili-wiling pagkatuto ng palabigkasan.

## Mga Uri ng Pagbigkas at Gamit ng Tuldik

Ang *diin* (stress) ay bigat o lundo ng bigkas sa isang pantig.

Ang mga pananda sa ilang uri ng diin sa pagbasa ng mga salitang nakasulat o nakalimbag ay tinatawag na tuldik *(accent).*

1. Ang diing malumay o banayad ay lagi nang nasa ikalawang pantig ng salita buhat sa hulihan; binibigkas na banayad, at hindi na tinutuldikan.

   Halimbawa: *bi*sig, ka*sa*ma, sampala*ta*ya

2. Ang diing mabilis ay binibigkas na pabunto sa huling pantig ng salita. Tinutuldikan nang pahilis (´) sa huling patinig ang salitang mabilis.

   Halimbawa: *bató, kapatíd, pagsasayá*

3. Ang diing malumi ay tulad din ng malumay na may lundo ng bigkas sa ikalawang pantig ng salita buhat sa

[3] Surian ng Wikang Pambansa, *op. cit.*, dd. 7-8.

hulihan ng salita, nguni't naiimpit sa lalamunan ang banayad na tunog ng huling patinig.

Ang isang maluming salitang-ugat ay may dalawang katangian: banayad o malumay sa diin at impit sa dulong patinig. Ang diing malumi ay tinatandaan ng tuldik na paiwa ( ` ). Lahat ng salitang may diing malumi ay nagtatapos sa patinig.

Halimbawa: *batà*, *luhà*, *pusò*

4. Ang diing maragsa ay binibigkas na mabilis o tuluy-tuloy hanggang sa huling pantig, nguni't pagdating dito'y buong ibinubunto ang bigat ng bigkas sa patinig, at pabigla o impit sa lalamunan ang nagiging tunog.

Ang diing maragsa ay tinatandaan ng tuldik na pakupya (ˆ). Lahat ng salitang may diing maragsa ay nagtatapos sa patinig.

Halimbawa: *dugô*, *dagâ* *salapî*, *palabirô*

5. Ang diing mariin ay binibigkas na may-kabigatan sa ikatlo, ikaapat o higit pang pantig buhat sa hulihan ng salita, at laging may kasamang ibang diin.

Ang pananda sa mariin ay ang tuldik na pangmabilis din.

Mariing malumay: *táhanan*, *máramihan*, *nabúbuhay*
Mariing mabilis: *pakábilis*, *káluluwá*, *sinúsundán*
Mariing malumi: *lumuluha*, *nanánaganà*, *nag-úurì*
Mariing maragsa: *dálitâ*, *dátapuwâ*, *natútuwâ*

## MGA PAGSASANAY

A. Lagyan ng tuldik ang mga salitang nakalimbag na pahilig na dapat tuldikan. Bigkasin nang wasto.

1. masamang *nasa*
2. *nasa*-silid
3. ang taong *hapo*
4. di-mapawing *hapo*
5. *baga* sa kalan
6. may sakit sa *baga*
7. *mura* ang isda
8. niyog na *mura*
9. *sahod* sa isang araw
10. labing *sahod*
11. taong *gutom*
12. *gutom* na walang katulad
13. ang *tulis* ng itak
14. kahoy na *tulis*
15. itlog na *balot*
16. ang *balot* ng tinapay
17. *halo* ng lusong
18. *halo* ang paninda
19. malayo ang *lakad*
20. binatang *lakad*

B. Salungguhitan ang salita sa loob ng panaklong na nararapat sa pangungusap. Basahin ang buong pangungusap.

1. (Nábasa, Nabasâ) ang damit sa sampayan.
2. Pinulot niya ang mga (kalat, kalát).
3. (Gabi, Gabí) na nang siya'y dumating.
4. Boteng (basag, baság) ang aming itinapon.
5. Ang isdang (náhuli, náhulí) nila ay malaki.
6. Ang (bala, balà) ng kanyon ay mabigat.
7. Mahaba ang (buhay, buháy) ng taong maingat.
8. Binusan ko ng (suka, sukà) ang isda.
9. Magkano ba ang (taya, tayâ) niya sa karera?
10. Ang tawag sa laro namin ay (piko, pikô).
11. Gagamitin ng karpintero ang (pakò, pakô).
12. (Pakò, Pakô) ang aming kinain.
13. Piso ang (baon, baón) ko.
14. Masarap iulam ang (hamon, hamón) sa tinapay.
15. (Kayo, Kayó) ba ang tumawag sa akin?

K. Pag-aralan kung paano ang bigkas sa mga salitang sumusunod. Tuldikan ang lahat ng nararapat tuldikan. Bigkasin pagkatapos.

1. isa
2. bilhan
3. bulag
4. kulog
5. halimbawa
6. laksa
7. putok
8. palalo
9. saha
10. gunita
11. biniro
12. umibig
13. malungkot
14. kulay
15. itim
16. dula
17. katiwala
18. mabisa
19. daganan
20. hinto
21. tagpi
22. malayo
23. handa
24. dugo
25. sugat
26. luksa
27. nilaga
28. maalat
29. pawis
30. diwa

D. Salungguhitan ang bawa't salitang may diing mariin. Ano ang kakambal na ibang diin? Bigkasin bawa't isa.

1. libangan
2. balana
3. sumasampalataya
4. bulungan
5. nguni
6. bilihin
7. takbuhan
8. simbahan
11. sigangin
12. taluktok
13. himpilan
14. balumbon
15. panginoon
16. palabigkasan
17. tatawagin
18. timpalak

9. salawahan
10. talatinigan
19. hanapbuhay
20. kasama

E. Salungguhitan ang salitang ang kahulugan ay isinasaad ng parirala sa gawing kaliwa.

1. hindi tuyo . . . . . . . . . . . . . . . . . . . (basa, basâ)
2. hindi mabuti . . . . . . . . . . . . . . . . . (masamâ, másama)
3. hayop na kumakain ng sisiw . . . . . (dagâ, daga)
4. hindi magulang . . . . . . . . . . . . . . . (murà, mura)
5. damit na kinukula . . . . . . . . . . . . . (latag, latág)
6. hayop na nakakatulad ng kalabaw. . (baka, bakâ)
7. ang labis o tira . . . . . . . . . . . . . . . . (labí, labì)
8. panghuli ng isda . . . . . . . . . . . . . . . (dala, dala)
9. damit na pambahay . . . . . . . . . . . . (bata, batá)
10. murang niyog . . . . . . . . . . . . . . . . . (bukó, buko)
11. isang uri ng gulay . . . . . . . . . . . . . . (upo, upô)
12. pantakip sa botelya . . . . . . . . . . . . (tapon, tapón)
13. panghalo sa pinaksiw . . . . . . . . . . . (suka, sukà)
14. hayop na tumatahol . . . . . . . . . . . . (asó, aso)
15. ang ginagamit sa baril . . . . . . . . . . (bala, balà)

## Ilang Pagbabago

Sa pagsasalita at pagbasa, ang diing malumi o maragsa ay nananatili, kung ang salitang kinaroroonan ay **nag-iisa**, o nasa katapusan, o sinusundan ng salitang nagsisimula sa **patinig**; ang malumi ay nagiging malumay na lamang, at ang **maragsa** ay nagiging mabilis na lamang kung sinusundan ng salitang nagsisimula sa katinig.

Halimbawa:

| | |
|---|---|
| *luhà* | (nag-iisa) |
| Mapait ang *luhà*. | (nasa katapusan) |
| *luhà* at pawis | (sinusundan ng *at* na nagsisimula sa patinig) |
| *luha* lamang | (nagiging malumay sapagka't sinusundan ng *lamang* na nagsisimula sa katinig) |
| dugô | (nag-iisa) |
| puhuna'y *dugô* | (nasa katapusan) |
| *dugô* ito | (sinusundan ng *ito* na nagsisimula sa patinig) |
| *dugó* pala | (nagiging malumay sapagka't sinusundan ng *pala* na nagsisimula sa katinig) |

May panahong lahat ng mga salitang nangangailangan ng tuldik ay may tuldik sa mga aklat; nguni't ngayon ay hindi na. Ang mga salita na lamang na maaaring mapagkamalan ang kahulugan ang tinutuldikan.

Halimbawa:

Ang *aso* ay itim. (hayop o tila usok?)
Ang *aso* ay itim. (hayop, malumay kaya't walang tuldik)
Ang asó ay itim. (tila usok, mabilis kaya't may tuldik na pahilis)

## IBA PANG MGA PAGSASANAY

A. Basahin muna nang tahimik at tuldikan kung kailangan. Pagkatapos, basahin nang malakas na binibigkas nang malinaw ang salitang nakalimbag nang pahilig.

1. *daliri*
   maputing *daliri*
   Ang *daliri* ay may singsing.
   *daliri* mo pala

2. *dukha*
   mga taong *dukha*
   *Dukha* ako kaya't nagsisikap na mabuti.
   *Dukha* sila nguni't mararangal.

3. *katutubo*
   mga liping *katutubo*
   *Katutubo* ang mga Ita sa Pilipinas.
   *Katutubo* kami rito.

4. *sampu*
   sandaan at *sampu*
   *sampu* uli
   *sampu* rito, *sampu* roon

5. *kalahi*
   mahal na *kalahi*
   ang *kalahi*, unahin sa banyaga
   *kalahi* muna bago ang iba

B. Basahin muna nang tahimik ang talataan at unawain ang kahulugan, lalo na ang mga salitang pahilig. Pagkatapos ay basahin nang malakas. Sipiin sa kuwaderno ang mga salitang pahilig at tuldikan kung nangangailangan nito.

Pinalitan ni Aling Ana ang suot na *bata* at ginising ang anak na *bata*, si Anita. Pinatay muna niya ang *baga* sa kalan

na pinag-initan niya ng gatas para sa anak na may mahinang *baga*. *Dala* nila ang mainit na kape para kay Mang Pablo na nangisda sa tulong ng *dala*. Pinagbuti ni Aling Ana ang *balot* sa ilang piraso ng tinapay; *balot* na rin ang boteng may lamang mainit na kape. *Bata* ng mag-anak ang lahat ng hirap kaya't *lakad* nilang narating ang malayong sakayan ng karitela, patungo sa baybay-dagat. Mabilis ang kanilang *lakad*, kaya't gayon na lamang ang *hapo* nila. *Hapo* man sila ay natutuwa naman sa napipintong pagsalubong sa ama ng *bata*. Sa masamang kapalaran ay *nahuli* ng pulis ang kutsero ng karitela. Ang una'y nagpautang ng masasakit na *mura* sa huli. Tinakpan na lamang ni Aling Ana ang mga taynga ng anak upang pangalagaan ang kaloobang *mura*. *Nahuli* tuloy sila sa pagdating sa baybay-dagat, sapagka't naroon na't naghihintay sa kanila nang buong tuwa si Mang Pablo.

KABANATA II

## ANG PAGBABAYBAY AT ANG BAGONG ORTOGRAPIYA

Noong 1977 ay pinalabas ng Surian ng Wikang Pambansa ang *Mga Tuntunin ng Ortograpiyang Pilipino* bilang patnubay sa wastong pagbabaybay, gayon din sa pagwawasto ng mga aklat-babasahin. Naririto ang pangunahing tuntunin: "Sa pangkalahatang pagbabaybay ng mga karaniwang salitang mula sa iba't ibang katutubong wika, dapat sundin ang simulaing isa-sa-isang tumbasan o kung ano ang bigkas ay gayon din ang baybay gaya ng sinusunod sa sistema ng palabaybayan ng 20-letrang abakada na katangiang likas ng wikang pambansa at ng iba pang mga katutubong wika; sa pasubali, na maaaring manatili ang katutubong baybay ng mga salitang isinasama sa bokabularyo ng Pilipino buhat sa iba't ibang wika."[4]

### Ang Abakadang Pilipino

Ang abakada ay binubuo ng dalawampung titik: limang patinig at labinlimang katinig.

Ang mga patinig: A, E, I, O, U.

Ang mga katinig: B, K, D, G, H, L, M, N, NG, P, R, S, T, W, Y.

Ang mga titik na wala sa abakada: C, Ch, F, J, Ll, Ñ, RR, V, X, Z.

### Mga Katumbas ng mga Titik - Banyaga

Tuntunin:

1. Ang *C* ay *K* o *S*: — calesa, ***kalesa;*** cinco, ***singko***
2. Ang *F* ay *P*: — Filipino, *Pilipino;* fogon, ***pugon***
3. Ang *G* at *J* ay *H*: — general, ***heneral;*** caja, ***kaha.***
   Ang J ay *S*: — jabon, ***sabon.***
4. Ang *Ch* ay *TS* o *S*: — chinelas, ***tsinelas, sinelas.***

[4] Surian ng Wikang Pambansa, *Mga Tuntunin ng Ortograpiyang Filipino* (Maynila: 1977), d. 2.

5. Ang *LL* ay *Ly* o *Y*: — billar, *bilyar*; caballo, *kabayo*.
6. Ang *RR* ay *R*: — barril, *baril*
7. Ang *Ñ* ay *Ny*: — cañon, *kanyon*
8. Ang *V* ay *B*: — vagon, *bagon*.
9. Ang *X* ay *Ks*: — taxi, *taksi*
10. *Ang Z* ay *S*: — zapatos, *sapatos*
11. Ang *Gue*, *Gui* ay *Ge*, *Gi*: — guerra, *gera*; aguila, *agila*.
12. Ang *Que*, *Qui* ay *Ke*, *Ki*: — queso, *keso*; quingke, *kingke*

## MGA PAGSASANAY

Baybayin nang wasto ang mga sumusunod na salitang banyaga:

| | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|
| 1. | abanico | 26. | chapa | 51. | calabaza |
| 2. | catolico | 27. | bañera | 52. | boxing |
| 3. | mecanico | 28. | arras | 53. | verde |
| 4. | centimos | 29. | apellido | 54. | carroza |
| 5. | caldera | 30. | chalet | 55. | voltaje |
| 6. | acero | 31. | Igorrote | 56. | zacate |
| 7. | medico | 32. | capuchino | 57. | cerveza |
| 8. | alcalde | 33. | gorra | 58. | virgen |
| 9. | Americano | 34. | marcha | 59. | accidente |
| 10. | simpatico | 35. | batallon | 60. | azahar |
| 11. | Octubre | 36. | sello | 61. | vacuna |
| 12. | carne | 37. | capricho | 62. | voces |
| 13. | **cafe** | 38. | castañas | 63. | **buzon** |
| 14. | **lujo** | 39. | carrera | 64. | Marzo |
| 15. | **angel** | 40. | argolla | 65. | revolver |
| 16. | fresco | 41. | correo | 66. | brazo |
| 17. | traffic | 42. | China | 67. | biscocho |
| 18. | fijo | 43. | billete | 68. | manzanilla |
| 19. | Febrero | 44. | aforro | 69. | guerrilla |
| 20. | jaro | 45. | ballena | 70. | guitarra |
| 21. | elefante | 46. | muchacho | 71. | barquillos |
| 22. | formula | 47. | pañoleta | 72. | tanque |
| 23. | alfombra | 48. | callo | 73. | sigue |
| 24. | concejal | 49. | barrena | 74. | ataque |
| 25. | gigante | 50. | martillo | 75. | aguinaldo |

1. Karaniwang *ang E* sa gawing unahan ng salitang hiram ay nagiging *I*: — peso, *piso*; pecho, *pitso*

2. Karaniwang ang O sa gawing unahan ay nagiging *U*: — volcan, *bulkan*; bombero, *bumbero*.

3. Ang dulong *AO* ng Kastila ay nagiging *AW*: — Davao, *Dabaw*; Lanao, *Lanaw*.

4. Ang kambal-patinig ng Kastila na IA, IE, IO, ay nangagiging IYA, IYE, IYO, kung

   a. Kasunod ng panimulang katinig: — dieta, *diyeta;* diez, *diyes;* bienes, *biyenes*

   b. Kasunod ng dalawang katinig: — accion, *aksiyon;* emulsion, *emulsiyon.*

   k. Kasunod ng H kapag binaybay sa Tagalog: — Colegio, *kolehiyo;* religion, *relihiyon.*

   NGUNI'T nagiging YA, YE, YO kung kasunod ng iisang katinig: — vacacion, *bakasyon;* acacia, *akasya.*

5. Ang ÍA, ÍE, ÍO ng Kastila ay nagiging IYA, IYE, IYO, sa dulo ng salita: — fiscalía, *piskaliya;* panadería, *panaderiya.*

6. Ayon sa tunog ng bigkas, ang *N* ng salitang hiram ay nagiging NG: — banca, *bangka;* tanque, *tangke.*

7. Ang UA, UE, UI ng salitang hiram ay nagiging UWA, UWE, UWI o kaya'y WA, WE, WI na tulad din ng tuntuning ika-4: — cuadro, *kuwadro;* sueldo, *suweldo;* huelga, *welga;* aduana, *adwana.*

8. Sa mga salitang Ingles na hiram, tandaang dapat ilapat ang tuntuning panlahat na: "Kung ano ang bigkas, siyang sulat." — leader, *lider;* budget, *badyet;* janitor, *diyanitor.*

9. May mga salitang hiram na nagkakaroon ng malaking pagbabago sa baybay dahil sa bigkas; ang dulong R ng isang pantig ay karaniwang nagiging L: rezar, *dasal;* lugar, *lugal.*

## MGA PAGSASANAY

**Baybayin nang wasto ang mga sumusunod na salitang banyaga:**

| | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|
| 1. | ventana | 17. | horno | 34. | banco |
| 2. | seguro | 18. | farmacia | 35. | cincuenta |
| 3. | manteca | 19. | carabao | 36. | cuello |
| 4. | peseta | 20. | procesion | 37. | duende |
| 5. | becerro | 21. | religion | 38. | juez |
| 6. | cebollas | 22. | Miercoles | 39. | huelga |

7. lechon
8. hechura
9. compas
10. police
11. postura
12. cajon
13. plomero
14. potaje
15. volcan
16. polvos
23. Viernes
24. piano
25. fiesta
26. leccion
27. hostia
28. Septiembre
29. Noviembre
30. Diciembre
31. democracia
32. cinco
33. angel
40. fuerza
41. cueva
42. cuaderno
43. suerte
44. guardia
45. scout
46. referee
47. ticket
48. casar
49. jugar
50. pascua

## Ang Bagong Ortograpiya[5]

Nabanggit na sa unahan ng Kabanatang ito ang pinalabas na *Mga Tuntunin ng Ortograpiyang Pilipino* ng Surian ng Wikang Pambansa. Bukod sa 20 titik ng abakadang Pilipino, mananatili ang iba pang titik sa katutubong baybay ng mga salitang buhat sa iba't ibang wika.

Mga halimbawa:

Ibanag:
fuddul (kapa)
vugi (itlog ng isda)
vutta (mumo ng kanin)

Tausug, Maranao, Magindanao:
hadji (lalaking Muslim na galing na sa Mecca)
masjid (mosque)
ustadz (gurong Islamic)

Mula sa iba-ibang wika, may mga salita rin tayong binabaybay na sa Pilipino, gaya ng:

**Kastila:**
bintana (ventana)
kabayo (caballo)
sibuyas (cebollas)

Ingles:
bulitin (bulletin)
dyip (jeep)
iskor (score)

Latin:
apidabit (affidavit)
awditoryum (auditorium)
kurikulum (curriculum)

Frances:
bunggalo (bungalow)
burgis (bourgeois)
tsalet (chalet)

[5] *Ibid.*, dd. 3-6.

May mga salitang banyaga na bago pa lamang nating ginagamit na maaaring isulat alinsunod sa baybay nito sa wikang pinanghiraman.

Mga halimbawa:

| | |
|---|---|
| Ingles: | airport<br>coach<br>stereo |
| Latin: | alumni<br>habeas corpus<br>modus operandi |
| Pranses: | bon voyage<br>mardi gras<br>papier mache |
| Italyano: | allegretto<br>pizza pie<br>spaghetti |

Ang mga simbolong pang-agham, gaya ng sa kemistri, pisika, biyolohiya, atb., ay dapat manatili sa anyong internasyonal, bagaman ang salitang kinakatawan ng bawa't sagisag ay maaaring tumbasan.

Mga halimbawa:

Ag (silver) - pilak
Au (gold) - ginto
Ca (calcium) - kalsiyum
$CaC_2$ **(calcium carbide) - kalburo**
CaO (lime) - apog
Fe (iron) - bakal
HC1 (muriatic acid) - asido muryatiko
$H_2O$ (water) - tubig
NaC1 (salt) - asin
Pb (lead) - tingga

Ang mga salitang nagtataglay ng bungkos ng mga katinig na *Y* at *W* ay maaaring baybayin sa dalawang paraan.

| Unang Preperensiya<br>Baybay-SWP | | Pangalawang Preperensiya<br>Baybay-Ponemiko |
|---|---|---|
| kuwento | - | kwento |
| guwantes | - | gwantes |
| puwersa | - | pwersa |
| suwerte | - | swerte |
| tuwalya | - | twalya |

| | | |
|---|---|---|
| alkansiya | - | alkansya |
| piyano | - | pyano |
| piyansa | - | pyansa |
| siyensiya | - | syensya |
| tiyani | - | tyani |

Pinaghihiwalay ng gitling ang salitang hiram na ginagamit sa orihinal na baybay at ang panlapi nito.

Mga halimbawa:

| | |
|---|---|
| i-channel | nag-jet |
| in-ambush | nag-junket |
| mag-beer | nag-smuggle |
| naka-Cortina | nag-Volkswagen |
| naka-Levi's | ni-lay out |

## Ang Pagbabaybay na Pasalita

Sa Pilipino, ang pagbabaybay na pasalita ay papantig; di gaya sa Ingles, na patitik; o sa Kastila, na patitik at papantig.

Mga halimbawa:

pamahalaan - (sa Pilipino): *pa-ma-ha-la-an* = pamahalaan
government - (sa Ingles): *ji-o-vi-i-ar-en-em-i-en-ti* = government
govierno - (sa Kastila): ***he-o*** *(go)*, ***ve-i-e-ere*** *(vier)*,
***ene-o*** *(no)* = govierno

Sa Pilipino, hindi binabaybay nang patitik (*pa-a-ma-a-ha-a-la-a-a-na*)

Ang ganitong maling paraan ng pagbabaybay ay ginagamit ng mga kalaban ng Pilipino o ng mga ibig magpatawa.

Halimbawa: Kintin (*ka-i-na-ta-i-na*)

May ilang linggwista o dalubwika rin na nagsasabing dapat baybayin ang mga salitang Pilipino sa pamamagitan ng mga titik Ingles. *Halimbawa:* pamahalaan - *pi-ey-em-ey-ets-ey-el-ey-ey-en).* Ito'y hindi praktikal at tila pagtawad sa katangian at kakanyahan ng sariling wika. Kapag ganito ang ginawa, ang batang Pilipino, bago makapagbaybay sa sarili niyang wika ay kailangan munang mag-aral ng Ingles - mag-aral muna ng banyagang wika bago magsimulang matuto ng kanyang sarili.

Sa pagbabaybay nang papantig sa Pilipino, dapat mag-ingat sa wastong paghahati-hati ng mga pantig na bibigkasin. Sa halim-

bawa sa itaas, magiging mali ang pagbabaybay kung ganito ang gagawing pagbigkas: *pa-ma-hal-a-an* o kaya'y *pam-a-hal-a-an.*

**Ang Pagbabaybay ng mga Pangngalang Pantangi**

Ginagamit ding katatawanan ang mga unang mungkahi noong mga nagdaang panahon na baybayin at bigkasin sa katutubong abakada pati mga pangngalang pantangi, mungkahing hindi tinanggap ng bayan, at hindi naisakatuparan (gaya ng hangga ngayo'y ginagamit pa ring pampatawa: *salumpuwit, salipawpaw saksisid*).

Mga halimbawa: *Paransisko* (Francisco),
Garasyano (Graciano), atb.

Sa Pilipino, ang mga pangngalang pantangi ay hindi binabago ng baybay: *Francisco*, *Graciano*, *Cruz*, *Guevarra*, atb. Nguni't may mga kinamihasnan nang isulat sa Pilipino, at ang mga ito'y tinatanggap na wasto, kaagapay ang dating baybay sa mga banyagang titik. Kapwa wasto, kung ganoon, ang mga sumusunod na baybay: Hesukristo - Jesucristo: Bulakan - Bulacan; Mindanaw - Mindanao, atb.

## MGA PAGSASANAY

A. Baybayin nang pasalita ang mga sumusunod:

1. simbahan
2. dalubhasaan
3. nangiwi
4. kamag-aaral
5. baranggay
6. bubungan
7. karangalan
8. magpaalam
9. aklatan
10. relihiyosa
11. patutunguhan
12. pakikinggan
13. nangagdarasal
14. magguguro
15. nangag-usapan
16. nagkuwentuhan
17. nagsingasing
18. glorya
19. siyensiya
20. konsekwensiya

B. Basahin nang tahimik, pagkatapos ay basahin nang malakas. Pansinin ang mga salitang banyaga na maaaring baybayin sa Pilipino. Isulat ang mga ito at itapat sa bawa't isa ang wastong baybay sa Pilipino.

Ang Familia Cruz ay Catolico at maingat sa pagsunod sa mga tuntunin ng kanilang religion. Unang araw noon ng Noviembre at dadalaw sila sa kanilang mga patay sa cemen-

terio upang magrezar, magtulos ng candela, at maglagay ng corona ng mga bulaklak sa angel na estatua. Nguni't magsisimba muna sila kaya't hindi na kumain ng almuwerzo, sa halip, ay uminom na lamang ng cafe sa cocina at itinago na muna ang tinapay, mantequilla at quezo.

Sira pala ang maquina ng kanilang coche. Ibig nilang magsacrificio kaya't hindi na rin sumakay sa jeep o sa taxi. Lumakad na lamang sila nang mabilis sa calle na may malalaking puno ng acacia. Tinulungan sila ng police sa pagtawid sa makapal nang traffic. Maya-maya pa'y natanaw na nila ang mataas na campanario ng simbahan at ang malaking cruz sa ibabaw. Nagmadali silang lalo nang marinig ang tunog ng campana, kaya't nahuli man sila sa horas ay dumating din sila sa simbahan bago nag-Evangelio.

# KABANATA III

## PALABUUAN NG MGA SALITA

Ang *Palabuuan ng mga Salita* sa dating Balarila ay tinatawag ngayong *Morpolohiya* sa Linggwistika o Aghamwika. Sa huli ay tinatawag na *morpema* ang pinakamaliit na yunit ng isang salita na may taglay na kahulugan, kung paanong sa Kabanata I ay ipinaliwanag na ang *ponema* ang pinakamaliit namang yunit ng tunog na nagpapaiba ng kahulugan. Sinasabi rin sa Linggwistika na hindi dapat ipagkamali ang *morpema* sa pantig. Halimbawa: ang salitang *mabait* ay may tatlong pantig *(ma-ba-it)*; nguni't may dalawang morpema lamang *ma-bait)*; ang *ma* ay nagtataglay ng kahulugang *mayroon* at ang *bait* ay may kahulugang *buti*.

### Ang mga Pantig ng Salita at ang mga Uri Nito

Sa Kabanata II ay binanggit na ang mga pantig na ginagamit sa pagbabaybay nang pasalita. Halimbawa: *ma/ka/ba/yan* - binubuo ng apat na pantig.

Ang pantig ay maaaring uriin sa lima:-

1. Payak - kung ang pantig ay binubuo ng patinig lamang

   Mga halimbawa:

   *a* - sa *a/ma*
   *e* - sa *e/wan*
   *i* - sa *i/na/hin*
   *o* - sa to/to/*o*
   *u* - sa na/*u*/haw

2. Tambal-una - kung ang patinig ay tinatambalan o sinasamahan ng katinig sa unahan

   Mga halimbawa:

   *ka/ba/ba/ta*
   *tu/mi/ra*
   *ka/mo/te*
   *ma/bu/ti*
   *la/la/ki*

3. Tambal-huli - kung ang patinig ay tinatambalan o sinasamahan ng katinig sa hulihan

Mga halimbawa:

*ap* - sa a/la/pa/*ap*
*un* - sa *ka/un/la/ran*
*on* - sa may/ro/*on*
*il* - sa si/ni/*il*
*am*- sa *am*/bos

4. Kabilaan - kung ang patinig ay tinatambalan o sinasamahan ng katinig magkabila

Mga halimbawa:

*mag* at *nak* - sa *ka/mag-/a/nak*
*nag* at *ngan* - sa *nag/tu/lu/ngan*
*sim* at *han* - sa *sim/ba/han*
*pit* at *hay* - sa *ka/pit/ba/hay*
*num* at *lan* - sa *ki/num/pi/lan*

5. May kambal-katinig - kung ang patinig ay tinatambalan o sinasamahan ng dalawang katinig sa unahan o sa hulihan.

Mga halimbawa:

*tsi* - sa *tsi*/ko
*tra* - sa *mag/ta/tra/ba/ho*
*blu* - sa *nag/blu/sa*
*nars* - sa mag/na/*nars* (kabilaan din)
*miks* - sa ko/*miks* (kabilaan din)

Ang mga diptonggo (magkasunod na patinig at malapatinig sa isang pantig) sa Pilipino ay:

*ay* - *na/nay*
*ey* - *nag/rey/na*
*iy* - *ka/mi'y*
*oy* - ka/*hoy*
*uy* - a/la/*huy*
*aw* - *ma/law/aw*
*iw* - *a/liw/iw*

Ang magkasunod na patinig sa isang salita ay ibinibilang na pantig bawa't isa.

Mga halimbawa:

*iu*ulam - i/u/u/*lam*
*aa*raruhin - *a/a*/r/a/r/u/hin
*iii*haw - *i/i/i*/haw

| | | |
|---|---|---|
| ooperahin | - | o/o/per/a/hin |
| umooo | - | u/mo/o/o |

Ang magkasunod na katinig sa isang salita, maliban kung kambal-katinig, ay pinaghihiwalay; ang una'y sa unang pantig, at ang ikalawa'y sa kasunod na pantig.

Mga halimbawa:

| | | |
|---|---|---|
| natu*kl*asan | - | na/tuk/la/san |
| nasa*dl*ak | - | na/sad/lak |
| naglu*bl*ob | - | nag/lub/lob |
| hima*gs*ik | - | hi/mag/sik |
| pi*gh*ati | - | pig/ha/ti |

Ang titik *ng* sa abakadang Pilipino ay isang titik lamang, hindi dalawa (at binibigkas na *nga*, hindi *nang*), kaya't sa pagpapantig ay itinuturing na isang titik lamang at isinasama sa pantig na kinabibilangan.

Mga halimbawa:

| | | |
|---|---|---|
| ngangayunin | - | nga/nga/yu/nin |
| langgaman | - | lang/ga/man |
| kapulungan | - | ka/pu/lu/ngan |
| maningning | - | ma/ning/ning |
| ngumuyngoy | - | ngu/muy/ngoy |

Mahalaga ang wastong pagpapantig sa salita, hindi lamang para sa malinaw na pagbigkas kundi lalo pa sa pagsulat, kung hinahati ang salita sa dalawang magkasunod na guhit.

## MGA PAGSASANAY

A. Pantigin ang mga sumusunod na salita. Uriin, pagkatapos, ang bawa't pantig. Sabihin kung ito ay (1) payak, (2) tambal-una (3) tambal-huli, (4) kabilaan, o (5) may kambal-katinig.

1. tsalet
2. pinaalalahanan
3. napakataimtim
4. tinatrato
5. paksain
6. kinatutuwaan
7. tsimenea
8. dyipni
9. pribilehiyo
10. abitsuwelas

B. Sipiin ang mga sumusunod na salita at pantigin pagkatapos:

1. nagkakatuwaan
2. nag-aaral
9. diyalekto
10. biyolohiya

3. tagsibol
4. naglanguyan
5. nagkatanggalan
6. Bibliya
7. buwitre
8. benepisyo
11. akasya
12. alkansiya
13. siyensiya
14. kalsiyum
15. ngalangala

## Mga Uri ng Salita Ayon sa Anyo

Ayon sa anyo, ang mga salita ay inuuring *kataga*, *ugat*, *maylapi*, *ulitan* at *tambalan*.

1. *Kataga* (particle) - karaniwang iisahing pantig at walang kahulugan kung nag-iisa: *ng*, *at*, *sa*, *ni*, *si*, *kung*, *mga*, *pa*, *man*.

2. *Ugat* (root): Katutubong salita o saligan ng pagbubuo: *ako*, *ganda*, *hinog*, *laki*, *tapang*, *kislap*, *dunong*, *mahal*, *ibig*, *gulat*, *liit*, *linis*.

3. *Maylapi* (affixed): Kung ang ugat ay sinasamahan ng panlapi

   (unlapi- kung ang panlapi ay nasa unahan ng salitang-ugat - *ikaapat*, *magsimba*, *katulong*, *tagsibol*)

   (gitlapi - kung ang panlapi ay nasa gitna o loob ng salitang-ugat - *ginisa*, *tumawa*, *binata*, *lumimot*)

   (hulapi - kung ang panlapi ay nasa hulihan ng salitang-ugat - *tawanan*, *linisin*, *samahan*, *sabihin)*

   (kabilaan - kung ang mga panlapi ay nasa unahan at hulihan o nasa magkabilang panig ng salitang-ugat)- *kapisanan*, *makipagsapalaran*, *pakapurihin*, *magtulungan*)

   (laguhan - kung ang mga panlapi ay nasa unahan, gitna o loob, at hulihan ng salitang-ugat, alalaong-baga'y may unlapi, gitlapi at hulapi ang salitang-ugat) - *pagsumikapan*, *nakipagpumilitan*, *sansinukuban*, *pagsinangagin)*

4. *Ulitan* o *inuulit* (reduplicated): Kung may isang pantig o dalawa, o buong ugat na inuulit *aalis*, *sasama*, *daladalawa*, *sanda-sandali*, *sira-sira*.

5. *Tambalan* (compound) : Kung may dalawang magkaibang salitang pinagsasama - *barong-Intsik*, *dalagang-bukid*, *bungang-araw*, *bahaghari*, *hampaslupa*, *anak-pawis*.

## MGA PAGSASANAY

Sabihin kung kataga, ugat, maylapi, ulitan, o tambalan ang mga nakalimbag na pahilig.

1. *Ang* taong *masipag* ay *daig* ng *maagap*.
2. Biru-biro kung sanlan *totoo* kung *tamaan*.
3. Ang *taong* alisaga, *bahay* ma'y *sinisira*.
4. *Masakit* ang *amba* sa *tunay* na *taga*.
5. Mabuting *hanapbuhay* yaong pakinabang ng *sarili* ay pakinabang *din* ng *iba*.

Kung ang unlapi ay may dulong *-ng*, ito'y nagiging *m* o *n* ayon sa simulang titik ng ugat o salitang nilalapian

| | |
|---|---|
| pang- | kasing- |
| mang- | magsing- |
| sang- | magkasing- |
| sing- | magkang- |
| ikang- | ipang- |

| -NG | -M | -N |
|---|---|---|
| -a, -e, -i | b | d |
| -o, -u, k | | l |
| g, h, m | | r |
| n, ng, w | p | s |
| y | | t |

Hindi nagbabago ang dulong *-ng* ng unlapi kung ang salitang inuunlapian ay nagsisimula sa *a*, *e*, *i*, *o*, *u*, *k*, *g*, *h*, *m*, *n*, *ng*, *w*, *y*. Sapagka't ang unang lima ay mga patinig, ginagamitan ng gitling sa pagitan ng unlapi at salitang inuunlapian; sa iba pa ay ikinakabit ito.

**Mga halimbawa:**

| | |
|---|---|
| pang-alis | singhalaga |
| mang-ehong | magkasingmahal |
| sang-ikot | pangnayon |
| nagkang-ootso | pangngipin |
| ipang-ulol | singwagas |
| *pangkamot* (nagiging *pangamot*) | ipangyamot |
| manggaya | |

Ang dulong *-ng* ng unlapi ay nagiging *m* kung ang salitang inuunlapian ay nagsisimula sa *b* o *p*.

Mga halimbawa:

(pangbato) nagiging *pambato* o *pamato*
(kasingbuti) nagiging *kasimbuti*
(magsingpayat) nagiging *magsimpayat*
(ipangpaligo) nagiging *ipampaligo*

Ang dulong *-ng* ng unlapi ay nagiging *n* kung ang salitang inuunlapian ay nagsisimula sa *d*, *l*, *r*. *s*, *t*.

Mga halimbawa:

(pangdakot) nagiging *pandakot*
(mangligaw) nagiging *manligaw*
(pangreyna) nagiging *panreyna*
(kasingsarap) nagiging *kasinsarap*
(ipangtakot) nagiging *ipantakot* o *ipanakot*

## MGA PAGSASANAY

Pagsamahin ang mga sumusunod na panlapi at ugat ayon sa tuntunin:

Pang +

1. ipit
2. namnam
3. tukod
4. uri
5. angkop
6. diwa
7. regalo
8. walis
9. guhit
10. sulat

*Mang +*

1. harana
2. biro
3. gulo
4. liit
5. hula
6. agaw
7. kahoy
8. puno
9. bato
10. talo

***Sang +***
***Sing +***

1. **daigdig**
2. **tinakpan**
3. **bahayan**
4. **duguan**
5. **usapan**
6. **laki**
7. **buti**
8. **taas**
9. **dami**
10. **haba**

***Kasing +***

1. **linis**
2. **ganda**
3. **yaman**
4. **pula**
5. **luwang**

*Maghang* +

1. darapa
2. huhulog
3. sisira
4. lalaglag
5. pupunit
6. gagalit
7. yayamot

*Ipang* +

1. pista
2. sabi
3. turo
4. kabit
5. araw-araw

*Maging* +

1. dapat
2. tao
3. ari
4. buko

Ang mga hulaping *-an* at *-in* ay idinaragdag sa ugat na may dulong *katinig* at *patinig na impit*.

Mga halimbawa:

| | |
|---|---|
| kabit, kabitan | haba, habaan |
| liit, liitan | gawa, gawin |
| buklat, buklatin | hawi, hawiin |
| bihis, bihisan | halo, haluin |

Ang *-han* at *-hin* ay inihuhulapi sa mga may dulong *patinig na maluwag*.

Mga halimbawa:

| | |
|---|---|
| sama, samahan | bili, bilhin |
| sabi, sabihin | dala, dalahin, dalhin |

Ang *o* ng huling pantig ng ugat ay nagiging *u* kapag hinuhulapian.

Mga halimbawa:

| | |
|---|---|
| bulong, bulungan | halo, haluan |
| suntok, suntukan | dapo, dapuan |
| halo, haluin | dugo, duguan |

Ang dulong *d* ay nagiging *r* kapag hinuhulapian

Mga halimbawa:

| | |
|---|---|
| tulad, tularan | tukod, tukuran |
| bakod, bakuran | lubid, lubirin |

## MGA PAGSASANAY

A. Hulapian ng *-an* o *-han* ang mga sumusunod:

| | |
|---|---|
| 1. sigaw | 9. saksi |
| 2. tula | 10. hula |
| 3. bayad | 11. sabay |
| 4. parusa | 12. magluksa |
| 5. aral | 13. hatol |
| 6. bawi | 14. hati |
| 7. tulog | 15. tulong |
| 8. asa | 16. huwad |

B. Hulapian ng *-in* o *-hin* ang mga sumusunod:

| | |
|---|---|
| 1. biro | 13. usap |
| 2. takot | 14. tupad |
| 3. buhay | 15. lukso |
| 4. kaibigan | 16. biyak |
| 5. abala | 17. iyak |
| 6. ganap | 18. puno |
| 7. mahal | 19. hiwa |
| 8. tadtad | 20. lakad |
| 9. laro | 21. inom |
| 10. sinta | 22. bili |
| 11. ibig | 23. tipon |
| 12. tuya | 24. pitas |

## MGA PAGSASANAY MULA SA ISANG BABASAHIN

A. Basahin sa ibaba ang mga talataang nagbibigay-kaalaman tungkol sa isang sangay ng panitikan. Pumili ng sampung salitang maiibigan at itala. Uriin ang bawa't pantig na bumubuo sa bawa't salita: payak, tambal-una, tambal-huli, kabilaan o may kambal-katinig.

B. Pantigin ang bawa't salitang itinala.

X. Uriin ang bawa't salita: kataga, ugat, maylapi, ulitan o tambalan.

D. Itala ang mga salitang may panlapi at itapat sa bawa't isa kung ang panlapi ay: unlapi, gitlapi, hulapi, kabilaan, o laguhan.

## Ano ang Maikling Katha

Ang maikling katha o maikling kuwento, gaya ng karaniwang tawag dito, ay sangay ng salaysay, na may iisang kakintalan. Ito ay may mga sariling katangian na ikinaiiba sa mga kasamahang sangay ng salaysay at dito'y kabilang ang mga sumusunod: (1) isang madulang bahagi ng buhay na tinatalakay, (2) isang pangunahing tauhang may mahalagang suliranin, at kakauntian ng iba pang mga tauhan, (3) isang mahalagang tagpo o kakauntian nito, (4) mabilis na pagtaas ng kawilihan hanggang sa kasukdulang madaling sinusundan ng wakas, at (5) iisang kakintalan.

Ang maikling katha ay hindi pinaikling nobela. Hindi rin ito buod ng isang nobela o ng isang kuwento kaya.

## KABANATA IV

## ANG PANGUNGUSAP

### Ano ang Pangungusap?

Ang *pangungusap* ay maaaring isang salita o kalipunan ng mga salita na nagpapahayag ng iisang buong kaisipan at may simuno at panaguri.

Ang isang pahayag ay may *buong kaisipan* kapag ito'y may dalang ganap na diwa tungkol sa simuno.

Mga halimbawa:

1. Umuulan.
2. Alis diyan.
3. Maganda ang dalaga.
4. Kami ay nag-aaral sa pamantasan.
5. Sila ay pumapasok sa paaralan.

Ang lahat ng halimbawa sa itaas ay mga pangungusap sapagka't bawa't isa'y nagbibigay ng buong kaisipan.

### PAGSASANAY

Sabihin kung alin-alin ang mga pangungusap at alin-alin ang hindi.

1. Masipag ang mag-aaral.
2. Matalino nga.
3. Gumanda siya.
4. Ang mag-aaral na matalino.
5. Umaambon.
6. Hindi sinasadya.
7. Kangina umalis.
8. Lumalakad siya.
9. Alin ang ibig mo?
10. Sino ba sila?
11. Kusang humarap.
12. Nag-aaral sa pamantasan.
13. Kung sila ay darating.
14. Sumama na.
15. Matalinong matanda.
16. Aalis na.

17. Pag ako ay nakatapos.
18. Masarap ang pagkain.
19. Bumabagyo na naman.
20. Si Tomas na binata.

**Mga Bahagi ng Pangungusap**

Ang pangungusap ay may dalawang bahagi: *simuno* at *panaguri*.

Ang tao, hayop, bagay, pook, kalagayan, o pangyayaring pinag-uusapan sa pangungusap ay tinatawag na *simuno*. Sa Lingwistika o Aghamwika, ito ay tinatawag na *paksa*.

1. Ang *paaralan* ay malaki.
2. Nag-aaral *sila* sa paaralan.
3. Marunong at masipag ang *mag-aaral*.
4. Sina *Gil* ay masunurin sa kanilang mga magulang.
5. Ang *kasipagan* ni Eugenio ay napansin ng kanyang guro.
6. Ang *pagkamatay* ng aming kaibigan ay hindi namin nabalitaan.

Ang simuno ng pangungusap ay maaaring nasa *simula*, nasa *gitna* o nasa *hulihan* ng pangungusap.

1. Si *Nena* ay maganda at mahinhin pa.
2. Nag-aaral *kami* sa pamantasan.
3. Matalinong talaga si *Maria*.
4. *Sila* ay tinulungan namin.
5. Nagtungo *ako* sa bahay nina Poleng.
6. Inanyayahan nila *kami*.

Ang simuno ng pangungusap, kung ito'y pangngalan, ay pinangungunahan ng *pantukoy*.

1. *Si Paterno* ay nag-aaral sa mataas na paaralan.
2. *Ang matanda* ay mahina na.
3. Nakita namin *sina Gil*.
4. *Ang mga tao* ay humanga sa kanyang katalinuhan.

Ang simuno ng pangungusap ay maaaring *lantad*.

1. Si *Dora* ay may ginagawa.
2. Ang mga *bata* ay naglalaro ng piko.
3. Masipag si *Ana*.
4. Sina *Lydia* ay naglilinis ng bahay.
5. *Kami* ay tutulong sa kanila.

Ang simuno ng pangungusap ay maaaring *hindi lantad*.

1. Alis diyan.
   (*Ikaw ay umalis* diyan)

2. Iyo na.
   (*Ang lapis* ay iyo na.)
3. Takbo.
   (Tumakbo *ka.*)
4. Halina.
   (Hali, *tayo ay umalis* na.)
   (Hali, *tayo ay kumain* na.)
5. Kain na.
   (*Ikaw* ay kumain na.)

Ang pangungusap ay maaaring *walang sadyang simuno* nguni't nauuunawaan na.

1. May tao sa bahay.
2. May bata sa duyan.
3. Umuulan.
4. Bumagyo nang malakas.
5. Humahangin na naman.

Sa isang pangungusap, ang sinasabi tungkol sa simuno ay tinatawag na *panag-uri.* Ang pandiwa at ang mga kaganapan (complement) ay kasama sa panaguri.

1. Kami *ay nag-aaral ng* Pilipino.
2. Ang babae *ay bumili ng isda sa palengke.*
3. Si Leonor *ay guro.*
4. Siya *ay matalino.*
5. Sila *ay naroroon sa Davao.*
6. Ang dumating *ay siya.*
7. Ang ibig niya *ay mag-aral.*
8. Ang bagong damit *ay para sa iyo.*

## MGA PAGSASANAY

A. Sabihin ang *simuno* sa bawa't pangungusap.

1. Si Gloria ay magliliwaliw sa lalawigan.
2. Sasama kami sa mga maglalakbay.
3. Ang lahat ay gumagalang sa matatanda.
4. Nabukod ang isa.
5. Siya nga ay hindi sumama sa amin.
6. Ang iyong ibig ay mahirap matupad.
7. Nakita ka raw niya sa paaralan.
8. Ikaw nga ba'y makikipaglaro sa amin?
9. Umalis siya sa bahay kangina.
10. Ang mga dalaga ay nagpasyal sa bukid.

a. Sabihin kung *mayroon o walang sadyang simuno* ang bawa't pangungusap.

1. May ginagawa pa ang mga tao.
2. May bulaklak sa loob ng kahon.
3. Bumagyo at bumaha sa aming lalawigan.
4. Akin na nga ito.
5. Halika.
6. Aalis na raw siya.
7. May malaking ilog sa aming lalawigan.
8. Ano ang ibig mo?
9. Sino ba sa inyo ang sasama sa akin?
10. Saan naparoon ang iyong ama?
11. May magandang talon sa Laguna.
12. Kinuha niya ang lahat ng pagkain.
13. Kumukulimlin sa tuwi-tuwina.
14. Dali!
15. May taong ayaw makinig.
16. Kumakati ang tubig hapun-hapon.
17. Para kanino ba ang aklat na binili mo?
18. Alin ba ang ibig mo?
19. Ang mga magulang ay may pulong ngayon.
20. Hindi ka ba umalis kahapon?
21. Tinawag niya ako.
22. Nagtiis kami sa bundok.
23. Lahat ay tutulong sa atin.
24. Nagdidilim na naman.
25. Kailan siya darating?

K. Sabihin ang *panaguri* sa bawa't pangungusap.

1. Ang bulkan ng Mayon ay balita sa ganda.
2. Ang mga tutulong sa atin ay sila.
3. Tunay bang ikaw ay nagagalit?
4. Sasama ka ba sa amin?
5. Ang binata ay bantog sa kanilang nayon.
6. Ikaw nga ba'y nag-aaral ng pagguguro?
7. Ang mga damit ay para sa kanila.
8. Wala siyang ginagawa ngayon.
9. Maganda at marunong pa si Mario.
10. Umalis siya kahapon pa.
11. Ang nais ko'y magkaroon ng piyano.
12. Ano ba ang binili mo?
13. Kailan kaya ang dating nila?
14. Ang ama ay malakas kumita ng salapi.
15. Ibig namin ang magpiknik sa lalawigan.
16. Sila ay mga pinsan namin.
17. Ang Kapuluan ay nababahagi sa mga lalawigan.
18. Ang Antipolo ay nasa lalawigan ng Rizal.
19. Nag-aaral nga ba sila?

20. Ang lalaki ay nakatuklas ng mina.
21. Ang bundok ay napakataas.
22. Pinakamayaman dito si Don Luis.
23. Totoong siya ay mahal sa akin.
24. Natapos mo ba ang iyong ginagawa?
25. Kailan mo ba siya nakita?

D. Gamiting *panaguri* ng pangungusap ang bawa't isa sa mga sumusunod:

1. ay matalino
2. ay nag-aaral
3. babaing mahinhin at matapat
4. ay mahirap
5. ay naririto
6. mahal na mahal ko
7. ay kami
8. ay sila
9. ay sino
10. mataas lumipad
11. para sa kanya.
12. ay para kay Gil.
13. pumapasok sa paaralan
14. ay nananahi ng damit
15. bumili ng pagkáin.

## Ang Ayos ng Pangungusap

Ang pangungusap ay maaaring *tuwid* o *baligtad*.

*Tuwid:* Siya ay nag-aaral ng Pilipino.
*Baligtad:* Nag-aaral siya ng Pilipino.
*Tuwid:* Si Ana ay totoong masipag.
*Baligtad:* Totoong masipag si Ana.

Ang pangungusap ay tuwid kung ang simuno ay nauuna at lantad ang *ay*.

1. Sina *Jose ay* nagtatanim ng palay.
2. Ang *magsasaka ay* nag-aararo na.

Ang pangungusap ay baligtad kung ang panaguri ay nauuna at hindi lantad ang *ay*.

1. *Nagtatanim ng palay* sina Jose.
2. *Nag-aararo na* ang magsasaka.

**Paliwanag [illegible] sa "Tuwid" at "Baligtad"**

Basahin ninyo at pakinggang mabuti habang binabasa:

> **Maganda si Maria.**
> **Si Maria ay maganda.**

Sa dalawang pangungusap, alin ang higit na "natural" sa inyong pakinig, higit na madalas ninyong sabihin at higit na madalas ninyong marinig? (Sagot: Maganda si Maria.) Sa karaniwang pakikipag-usap kapag sinabi ninyo o narinig ang "Si Maria ay maganda" ay mapapansin agad na ang pahayag na ito ay tila kakatuwa. Ang dahilan ay sapagka't higit na natural, likas na Pilipino, na unahin ang panaguri kaysa sa simuno.

| | | |
|---|---|---|
| Maglaro na tayo. | (kaysa sa) | Tayo ay maglaro na. |
| Umalis na siya. | (kaysa sa) | Siya ay umalis na. |
| Masipag ang batang iyan. | (kaysa sa) | Ang batang iyan ay masipag. |
| Uy, bago ang damit mo! | (kaysa sa) | Uy, ang damit mo ay bago! |
| Aruy, natapilok ako! | (kaysa sa) | Aruy, ako ay natapilok! |

Sadyang natural at likas na Pilipino na unahin ang panaguri kaysa sa simuno, nguni't bakit ngayon ay tinatawag na "baligtad" ang ganyang ayos ng pangungusap? Ang dahilan: naging Ingles ang ating orientasyon. Sa Ingles, nauuna ang simuno sa panaguri; sa pagsunod dito, ang S-P ay tinatawag natin ngayong "tuwid", at ang P-S ay "baligtad." Kung tutuusin, ang P-S ay hindi natin dapat tawaging "baligtad" kung di "likas na Pilipino."

## MGA PAGSASANAY

A. Ilagay sa tuwid na ayos ang bawa't pangungusap.

1. Naglalaro sila ng tenis sa laruan.
2. Nahulog ang bola sa balon.
3. Kinuha ni Genio ang bola.
4. Napakarami ang mga ibon sa parang.
5. Matalino ang anak mo.

B. Ilagay sa ayos na "likas na Pilipino" ang mga sumusunod na pangungusap:

1. Ang aming katulong ay masipag na, ay matapat pa.
2. Ang mga Pilipina ay dapat manatiling matimtiman.
3. Sina Ben at Roderick ay mag-ama.
4. Si Jeffrey ay bunsong anak nina Ben at Fely.
5. Ang Diyos ay hindi nakatitiis sa Kanyang mga nilikha.

### Ang Mga Pangungusap Ayon sa Kayarian



Ayon sa kayarian ay may apat na uri ang pangungusap:

1. payak (simple)
2. tambalan (compound)
3. hugnayan (complex)
4. langkapan (compound-complex) (complex-compound)

### Ang Pangungusap na Payak

Ang pangungusap na payak ay nagbibigay ng isa lamang buong kaisipan, at may iisang simuno at iisang panaguri. Ang pangungusap na ito'y maaaring may simunong payak at may panaguring payak.

1. Si Gil ay nag-aaral.
2. Ang bata ay umiiyak.
3. Siya ay binata.

Maaari rin namang ang simuno ay tambalan at ang panaguri ay payak.

1. Si Gil at si Gene ay magkapatid.
2. Ang ina at ang ama ay masisipag.
3. Siya at ako ay aalis na.

Maaari rin namang payak ang simuno at ang panaguri ay tambalan.

1. Ang guro ay mabait at masipag.
2. Siya ay lumalakad at sumisipol.
3. Ang binata ay guro at abogado pa.

Maaari rin namang maging tambalan ang simuno at tambalan ang panaguri.

1. Ang aklat at ang lapis ay mahalaga at kailangan.
2. Si Pedro at si Juan ay nagkakanta at nagsasayaw.
3. Ang bahay at ang lupa ay malaki at maayos.

### Ang Pangungusap na Tambalan

Ang pangungusap na tambalan ay nagbibigay ng dalawa o mahigit pang kaisipang pinag-ugnay sa isa.

1. Si Maria ay naglilinis ng bahay at si Ana ay nagluluto ng pagkain.
2. Ang lolo ay nagbabasa ng pahayagan at ang apo ay naglalaro.

 

3. Ang pagkain ay hindi dumarating, ang mga tao'y nagugutom, at ang mga bata'y nangagkakasakit.

Ang pangungusap na tambalan ay binubuo ng dalawa o mahigit pang malalayang sugnay na may kaisipang magkaugnay.

Ano ang *sugnay*? Ang sugnay (clause) ay isang kalipunan ng mga salita na may simuno at panaguri.

Ang malayang sugnay ay isang payak na pangungusap.

Ang masipag na anak ay nagbabayo ng palay at ang mabait na anak ay nagtatahip ng bigas.

Basahin ang bawa't sugnay. Bakit ang malayang sugnay ay pangungusap na payak?

Ang pangungusap na tambalan ay ginagamitan ng pangatnig. Ang mga pangatnig na ginagamit ay *saka*, *pati*, *nguni't*, *subali't*, *datapuwa't*, *habang*, *samantalang*, at iba pa.

1. Sila ay saganang-sagana *habang* kami rito ay nagdarahop.
2. Kami ay nalulungkot *samantalang* sila'y nagsasaya.
3. Si Jose ay nag-aaral *nguni't* si Carlos ay nagbubulakbol.
4. Ako'y mag-aaral *nguni't* wala akong panahon, *subali't* ang kapatid kong walang gawa ay ayaw namang mag-aral.
5. Si Gil ay nag-aaral *saka* si Gene ay nagtatrabaho.

## PAGSASANAY

Gawing tambalan ang sumusunod na mga pangungusap.

1. Binaril niya ang ibon. Ito ay lumagpak. Sinagpang ng aso.
2. Siya'y nagluluto. Ang bata ay naglilinis ng bahay.
3. Siya'y patutungo sa bayan. Ako naman ay tatao sa bahay.
4. Masipag ang anak. Tamad ang katulong.
5. Ang aso ay matapang. Ang pusa ay matapang din.
6. Inanyayahan ko si Lina. Sinundo ko sy Rosa. Tinawagan ko na lamang si Ana.
7. Gumising siyang maaga. Nagligpit siya ng hihigan. Pumasok siya sa paaralan.
8. Gumawa ka ng paraan. Tutulong ako sa iyo.
9. Dumating sila. Kami ay nag-usap muna. Umalis sila.
10. Ang mga aso'y nagtahulan. Ang mga manok ay nagtilaukan.

### Ang Pangungusap na Hugnayan

Ang pangungusap na hugnayan ay binubuo ng isang punong sugnay at ng isa o higit pang katulong na sugnay.

*Ano ang punong sugnay? (principal clause).* Ang punong sugnay ay ang pinakamahalagang sangkap at makapag-iisa.

*Ano ang katulong na sugnay? (subordinate clause).* Ang katulong na sugnay ay di-makapag-iisa at ito'y ginagamit na isang bahagi ng panalita (part of speech) — pang-uri, pang-abay, o pangngalan.

May tatlong uri ng katulong na sugnay:

1. Sugnay na pang-uri (*adjective clause*)
2. Sugnay na pang-abay (*adverbial clause*)
3. Sugnay na pangngalan (*noun clause*)

## 1. Ang Sugnay na Pang-uri

Ang sugnay na pang-uri ay nagbibigay-turing sa pangngalan. Ang sugnay na ito'y laging pinangungunahan ng panghalip na pamanggit (*relative pronoun*)

1. Ang lapis *na ibinigay mo sa akin* ay nawala.
2. Ang bata*ng tinawag ko* ay si Gil.
3. Ang panahon*g nakalipas* na ay di na muling babalik.

Ang bawa't nakalimbag na pahilig ay sugnay na pang-uri na nagbibigay-turing sa simuno ng pangungusap.

Ang sugnay na pang-uri sa unang pangungusap ay *na ibinigay mo sa akin.* Ang sugnay ay may simuno at panaguri. Sa sugnay na iyan ang *na* ay *simuno* at ang *ibinigay mo sa akin* ay siyang panaguri.

Sabihin ang simuno at panaguri ng sugnay na pang-uri sa ikalawa at ikatlong pangungusap. Sabihin din ang punong sugnay.

### PAGSASANAY

Salungguhitan ang sugnay na pang-uri sa bawa't pangungusap.

1. Siya ay humuli ng manok na ihahanda sa iyong kaarawan.
2. Kami ay lilipat sa bahay na binili ng aking ama.
3. Ang bahay na ipinagawa mo ay napakaganda.
4. Ang dalagang isinama mo ay hindi ko nakikilala.
5. Kami ay nagtungo sa bukid na aming pagpipiknikan.
6. Ang babaing nagtitinda ng lansones ay taga-Paete.
7. Siya ay bumili ng lansones na iuuwi sa kanyang mga anak.
8. Ang nakita mo ay si Gil na inutusan ko.
9. Ang binata ay humingi ng salaping gugugulin niya sa pag-aaral.
10. Gumawa siya ng laruang ihahandog sa kanyang anak.
11. Ang gurong nagtuturo sa amin ay napakabuti.

12. Ang paaralang pinapasukan ko ay may-kalayuan sa bahay na aming inuupahan.
13. Ang babaing nagagalit ay ipinatawag ng tagapamahala.
14. Ang bungangkahoy na kinain niya ay sariwa.
15. Naghahanap kami ng batang tutulong sa amin.

## 2. Ang Sugnay na Pang-abay

Ang nakalimbag na pahilig sa sumusunod na mga pangungusap ay sugnay na pang-abay:

1. *Kung ako'y tutulungan mo*, ikaw ay sasamahan ko.
2. Siya'y nakakain na *nang dumating kami.*
3. Hindi siya nakarating dito *dahil sa siya'y may sakit.*
4. Aalis na kami *kung ikaw ay nagagalit.*
5. Siya'y nagtatampo, *mangyari'y hindi ka dumating.*

Alin ang simuno ng bawa't sugnay? Alin ang panaguri ng bawa't sugnay? Anong bahagi ng panalita ang simula ng bawa't sugnay?

Ang sugnay na pang-abay ay nagbibigay-turing sa pandiwa. Ito'y pinangungunahan ng isang pangatnig.

## MGA PAGSASANAY

A. Gamitin sa pangungusap ang bawa't isa sa mga sumusunod na sugnay na pang-abay:

1. kasi ikaw ay malikot
2. kaya siya'y hindi sumagot
3. mangyari'y mahal siya sa akin
4. palibhasa'y hindi siya napapagod
5. dahil sa kami'y nahuli
6. nang siya'y magsisi
7. kung mamahalin mo ang kapuwa
8. pag ikaw ay pumayag
9. kapag siya'y dumating
10. gawa ng tayo'y mahuhuli
11. kundanga'y di ka nagdarasal
12. sapagka't siya'y marunong
13. upang siya'y masiyahan
14. sana ikaw ay natawagan
15. kapag siya'y nakita ko

B. Alin ang simuno sa bawa't sugnay? Alin ang panaguri sa bawa't sugnay? Anong pangatnig ang panimula ng bawa't sugnay?

K. Salungguhitang minsan ang punong sugnay at makalawa ang sugnay na pang-abay.

1. Kumakain pa sila nang dumating ang mga panauhin.
2. Kung ikaw raw ay sasang-ayon, kami ay papayag na rin.
3. Ang mga tao'y nainip dahil sa siya'y hindi dumating sa oras.
4. Kami ay nagdarasal gabi-gabi, bago kami matulog.
5. Matutuwa siya pag ang kanyang pensiyon ay napagtibay.
6. Kung kami ay pahihintulutan, sasama kami sa inyong paglalakbay.
7. Natakot siyang talaga sapagka't noon lamang siya nakakita ng malaking aso.
8. Siya'y nagsabi muna sa kanyang ama bago siya sumama sa atin.
9. Tatapusin ko ito bago sila dumating.
10. Nakagalitan siya ng ating guro kaya huwag mo na siyang tuksuhin.
11. Aalis ka ba pag ikaw ay hindi pinansin?
12. Makapapasa ka kung ikaw ay talagang mag-aaral.

### 3. Ang Sugnay na Pangngalan

Ang sumusunod na mga pangungusap ay may mga sugnay na pangngalan:

1. Kung kailan siya darating ay hindi namin nababatid.
2. Kung saan ka paroroon ay walang nakaaalam.
3. Kung paano siya nakarating dito ay nais naming matanto.

Alin ang simuno ng bawa't pangungusap? Ang simuno ng bawa't pangungusap ay sugnay. Sabihin ang simuno ng bawa't sugnay. Sabihin din ang panaguri.

Ang *kung kailan*, *kung saan*, at *kung paano* ay mga pangatnig.

Totoo nga na ang mundo ay bilog.

Ang ayos ng pangungusap ay baligtad at kung itutuwid ay ganito ang lalabas:

Na ang mundo ay bilog ay totoo nga.

Ang simuno ng pangungusap ay sugnay na pangngalan. Ang *na* ay pangatnig. Alin ang simuno at alin ang panaguri ng sugnay?

Ang sugnay na pangngalan ay maaaring magamit na simuno ng pangungusap.

*Kung bakit ka nagagalit sa kanya* ay ipaliwanag mo.

Tunay *na siya ay aking kaibigan.*

## MGA PAGSASANAY

A. Salungguhitan ang sugnay na pangngalan sa bawa't pangungusap.

1. Kung saan siya nanggaling ay hindi ko nalalaman.
2. Tiyak na siya ay darating bukas.
3. Totoo ngang kami ay hindi naniniwala sa sabi-sabi.
4. Tunay nga na siya ay di ko na nakikita ngayon.

B. Salungguhitan ang sugnay na katulong sa bawa't pangungusap.

1. Ang asong nahuli ng maninilo ay tinubos ng may-ari.
2. Kung uulan, kami'y di na tutuloy.
3. Nahuli sila sapagka't ang sasakyan ay nabalam na totoo.
4. Humuli sila ng mga sugpo dahil sa marami silang panauhin.

### Ang Pangungusap na Langkapan

Ang pinagsamang pangungusap na tambalan at hugnayan o hugnayan at tambalan ay siyang tinatawag na langkapan.

1. Si Ana ay aawit, si Dora ay sasayaw, kung tutugtog ka sa piyano.
2. Pag dumarating ang tatay, ang ate'y naghahanda ng pagkain at ang kuya'y sumasalubong sa kanya.
3. Ang ina ay namimili at ang ama ay nangingisda dahil sa darating ang kanilang anak buhat sa lungsod.

Sabihin kung alin ang pangungusap na tambalan sa bawa't pangungusap. Sabihin kung alin ang katulong na sugnay sa bawa't pangungusap. Sabihin din kung bakit ang mga pangungusap ay tambalang-hugnayan o langkapan.

1. Kung sasama ka, si Gil ay di na aalis, at siya ay tatao sa bahay.
2. Pag kami'y binigyan mo ng kuwarta, si Ana'y mamimili, at magluluto ako ng masarap na pagkain.
3. Nang siya'y dumating, ang ina'y umiyak, at ang ama'y napasigaw sa tuwa.

Sabihin kung alin ang sugnay na katulong. Sabihin kung alin ang tambalang pangungusap.

## PAGSASANAY

Sumulat ng sampung pangungusap na langkapan. Gawing lima ang tambalang-hugnayan at lima ang hugnayang-tambalan.

## MGA PAGSASANAY MULA SA ISANG BABASAHIN

Nasa ibaba ang isang bahaging sinipi sa isang babasahin tungkol sa pagsulat ng maikling katha. Basahin nang tahimik, pagkatapos, nang malakas, upang matutuhan ang kaalamang ipinahahayag.

Mula sa "Mga Dapat Tandaan sa Simula Pa", pumili ng isang talataan. Sabihin kung anu-ano ang simuno at panaguri ng bawa't pangungusap sa napiling talataan.

Mula sa "Kalamnan vs. Kaanyuan", pumili ng isang talataan. Uriin ang bawa't pangungusap sa talataang napili, at sabihin kung ito ay payak, tambalan, hugnayan o langkapan; ipaliwanag ang bawa't sagot.

### Mga Tulong sa Pagsulat ng Maikling Katha

#### Mga Dapat Tandaan sa Simula Pa

Ang maikling katha ay maikling pagsasalaysay na may layong mag-iwan ng iisang bisa sa tulong ng pinakamatipid na paraan. Ang kaiklian ay makatutulong nang malaki sa pag-iiwan ng iisang kakintalan, kung susundin ang mga dapat malaman tungkol sa pagsulat.

Bagaman nakahihigit ang kalamnan kaysa kaanyuan ng alin mang sulatin, ang kaalaman tungkol sa kaanyuan ay nakatutulong nang malaki sa mabisang pagpapahayag ng kalamnan. Ang wastong kaanyuan ay natututuhan sa pag-aaral ng pamamaraan. Ang huli ay natututuhan at naaayos sa pamamagitan ng paulit-ulit na paggamit at sa wastong pamamatnubay.

Isang mabisang paraan ang walang sawang pagbabasa ng nabubuting katha na katatagpuan ng mahahalagang kalamnan at ng maaayos na kaanyuan. Ang isang baguha'y dapat ding magsanay sa maingat na pagmamasid sa tao at sa buhay. Dapat niyang sanayin ang sariling mag-isip tungkol sa mga asal at damdamin ng mga tao, sa mga bagay na nangyayari sa kanila, at sa kanilang mga reaksiyon sa mga ito.

#### Kalamanan vs. Kaanyuan

Ang mahalagang kalamnan na ipinaloloob sa mahusay na kaanyuan upang malikha ang kakintalang ninanais na ma-

iwan sa mambabasa, ay masasabing siyang ulirang pagsasama ng dalawang sangkap na kailangang-kailangan ng isang mabuting maikling katha. Nguni't kung ang pagtataluna'y kung alin sa dalawa ang higit na mahalaga, marahil, ang maisasagot nati'y ito: sa tao, kailangan ang kaluluwa at katawan upang maging tao; ang kaluluwa na walang katawan ay hindi tao, at ang katawan na walang kaluluwa ay hindi buhay na tao. Kailangan ang pagsasama ng dalawa upang maging buhay na tao. Gayon din sa maikling katha. Kailangan ang pagsasama ng kalamnan at kaayuan, bagaman nakahihigit pa rin ang kalamnan sa kaanyuan. Mahusay man ang kaanyuan at wala namang halaga ang bagay na pinapaksa, hindi magiging mahalaga ang kuwento. Ang mahusay na kaanyuan ay yaong pinipiga sa katas at lamukot ng pa'ksang tinatalakay.

Hinggil sa kalamnan: sinasabing ang maikling katha ay katotohanan at kaanyuan, karanasan at pakahulugan dito. Ang mababaw na paksa ay lumilikha ng mababaw na katha; ang mahalagang paksa ay lumilikha ng mahalagang katha. Kabilang sa mga makabuluhang katha yaong mga kuwentong pumapaksa sa mabibigat na suliranin ng tao at ito'y matatagpuan sa mga kabiguan. Sinasabing ang maliligayang tao'y "walang kuwento" sapagka't ang mga kuwento'y nangangailangan ng suliranin. Kung ang makabuluhang katha ay kadalasang nagpapalungkot, ito ay sapagka't ito nga ay makabuluhan. Ang mababaw na katha ay kadalasang nagpapasaya sapagka't nagtataglay ng magagaang na suliranin o ng mga suliraning ang kalutasan ay hindi hinahadlangan ng kahinaan ng tao o ng kalupitan ng mga pangyayari.

## KABANATA V

## MGA BAHAGI NG PANALITA

May mga mambabalarila at linggwistang tumatawag sa *parts of speech* na *mga bahagi ng panalita*; mayroon namang tumatawag sa mga ito na *mga bahagi ng pananalita*. Ayon sa unang pangkat, ang *pananalita* ay dapat itumbas sa *diction o style*.

Sa Balarila, ang mga bahagi ng panalita ay: *pangngalan, panghalip, pantukoy, pang-uri, pandiwa, pandiwari, pang-abay, pang-ukol, pangatnig* at *pandamdam*. Ang *pang-uri* at *pang-abay* ay tinatawag na *mga panuring* samantalang ang *pang-angkop, pangatnig* at *pang-ukol* ay tinatawag na *mga pang-ugnay*.

Sa Linggwistika o Aghamwika, apat lamang ang mga bahagi ng panalita: (1) ang kalamnan o sustantibo (binubuo *ng pangngalan* at *panghalip*); (2) ang panuring (binubuo ng *pantukoy, pang-uri* at *pang-abay*); (3) ang pang-ugnay (binubuo ng *pang-angkop, pangatnig*, at pang-ukol); at (4) ang pandiwa. May mga gamit din ang *pantukoy, pang-angkop, pangatnig* at *pang-ukol* bilang mga *panandang pangkayarian*.

### Katuturan ng Bawa't Bahagi

*Pangngalan* - ang salita o bahagi ng pangungusap na ginagamit na pantawag sa ngalan ng tao, hayop, bagay, lunan o pook, gawa o pangyayari.

Mga halimbawa:

babae, Tandang Sora; aso, Bantay; mantika, Baguio *Oil;* liwasan, Liwasang Moriones; pagsasayaw, Rigodon de Honor; digmaan, Ikalawang Digmaang Pandaigdig.

*Panghalip* - ang salita o katagang ginagamit na panghalili sa pangngalan.

Mga halimbawa:

*ako, ikaw, siya, kami, akin, natin, inyo, ninyo, niya, kanya, kanila, ko, mo, ito, iyan, magkano, ano, sino, alin, ilan, kanino, gaano*

*Pantukoy* - katagang ginagamit upang tumurol o tumukoy sa tao, bagay, lunan o pook, gawa o pangyayari.

Mga halimbawa:

*si, sina, ang, ang mga*

*Pang-uri* - salitang naglalarawan o nagpapahayag ng uri, kabagayan o bilang ng pangngalan o panghalip.

Mga halimbawa:

*sariwa, napakaganda, mahabagin, palabasa, pambansa, palasimbahin, mapamihag, simbango, marami, tatlumpu, samakalawa, ika-2, - ikalabindalawa, lima-lima, sampuan, walo, 8*

*Pandiwa* - salitang pinaka-kaluluwa at nagpapahayag ng diwa, buhay, kilos, galaw at pagganap sa pangungusap o sa lipon ng mga salita.

Mga halimbawa:

*ay, maging, may, mayroon, umulan, magsaing, nangakita, ipakukuha, mangagsipag-aral, isinasaisip, pagindapatin, ipagpaumanhin, pagdalahan, pinarangalan,lagyan, paghahandaan*

*Pandiwari* - salitang galing sa mga salitang *pandiwa* at *pang-uri* at gumaganap ng tungkulin ng pandiwa, pang-uri o pangngalan; katumbas ng *(participle)* sa Ingles.

Mga halimbawa:

talos, alam, batid, gawa, tubo, hango, nakasaya, nakasinelas, ang *paglalaba*, ang *pagpitas*, ang *masisipag*, ang *nangaglalakad*, ang *panggagamot*, ang *aral nang aral*

*Pang-abay* - salitang nagbibigay-uri sa pandiwa, pang-uri o kapuwa pang-abay

Mga halimbawa:

nabuhay *nang marangal, lubhang* napakabuti, *sadyang darakilang* magmahal, *ngayon, bukas, sa harapan, babahagya, totoong* masagana, *paano* ginawa, *kaipala, opo, salamat*

*Pang-ukol* - kataga, salita o lipon ng mga salita na tumutukoy sa pook o bagay na kinaroroonan, pinagmumulan o pinatutunguhan, pinangyayarihan o kinauukulan ng kilos, balak o layon

Mga halimbawa:

*tungkol sa, hinggil kina, ayon kay, ukol kay, sa, ng, laban kay, alinsunod kina, para sa, tungo sa, bagay sa, na may, na wala, tungo kina*

*Pangatnig* - kataga, salita o lipon ng mga salita na nagpapahayag ng kaugnayan ng isang salita sa kapuwa salita, o ng isang kaisipan sa kapuwa kaisipan.

Mga halimbawa:

> *na, -ng, -g, o, ni, man, pati, saka, sampun, nguni't, datapuwa't, subali't, samantala, habang, bukod, maliban, sukdan, sakdalan mang, kung, kundi, kung di, sapagka't*

*Pandamdam* - kataga, salita o lipon ng mga salita na nagpapahayag ng matinding damdamin gaya ng pagkagulat, pagkatuwa, paghanga, pagpapagibik, pagkasuklam, atb.

Mga halimbawa

> *Ay! Naku! Ehem! Adilus! Aruy! Aray! aba! asus! pshe! ise! oy! sulong!*



## MGA PAGSASANAY

A. Basahin ang bawa't pangungusap. Sabihin, pagkatapos, kung anong bahagi ng panalita ang bawa't salita o lipon ng mga salita sa pangungusap.

1. Ang mabuting mamamayan ay nagpupunyagi upang umunlad ang sarili, gayon din, ang kanyang pamayanan.
2. Ang Mag-anak na Cruz, bilang ulirang mag-anak, ay palaging sumusunod sa mga batas sapagka't nais nila ang katahimikan at kapayapaan.
3. Sila'y mahihirap nguni't masisipag, datapuwa't mamin-san-minsa'y kinakapos pa rin; subali't sila'y hindi gumagawa nang di-nararapat.
4. Si Mang Tasyo, ang ama, ay nag-uukol ng pawis at lakas niya sa munting bukid na sinasaka, at sa taniman nila ng mga gulay, dahil sa batid niyang nasa sikap at tiyaga lamang ang kanilang pag-unlad.
5. Si Aling Nena naman, ang ina, ay matiyagang nananahi araw-araw habang hinaharap pa rin ang iba't ibang gawaing pantahanan.

B. Naririto ang dalawang talataan mula sa isang babasahin tungkol sa paggamit ng pahiwatig sa maikling katha. Pumili ng isang talataan. Basahin ang bawa't pangungusap at sabihin ang bahagi ng panalitang kinabibilangan ng bawa't salita o lipon ng mga salita.

### Pahiwatig

Isa sa nakatutulong sa pagiging matimpi ng isang katha ang paggamit ng pahiwatig. Sa karaniwang kuwento'y sinasabi nang lahat. Sa makabago't mauring katha'y ipinahihiwatig lamang ng may-akda ang mahalagang pangyayari. Sa una'y nawawala ang kariktan ng "pagtuklas para sa sarili" ng bumabasa. "Wala nang naiiwan sa guniguni ng bumabasa," ang sabi ng mga nakauunawa.

Sa kabilang dako, may panganib din sa paggamit ng pahiwatig kung ito'y malabo at walang nakauunawa kundi ang may-akda lamang. Ito ang madalas katisuran ng mga baguhang sumusulat sa pagnanais na maging matimpi sa kanilang mga akda. Sinasabing noong una, may sinulat na taludtod na may kalabuan si Robert Browning sa isa sa kanyang mga tula. Sampung taon pagkatapos, isang mag-aaral ang lumapit sa kanya at itinanong kung ano ang kahulugan ng taludtod na yaon. Saglit na natigilan si Browning at ang malungkot na sagot sa mag-aaral pagkatapos, "Anak, nang isulat ko iyan, ang Diyos lamang at ako ang nakaaalam ng kahulugan; ngayon, ang Diyos na lamang."

# KABANATA VI

## ANG MGA BAHAGI NG PANALITANG GINAGAMIT NA SIMUNO

Ang mga bahagi ng panalitang ginagamit na simuno ay *pangngalan* at *panghalip* lamang.

1. Pangngalan

   a. *Pantangi:* Ang *Republika ng Pilipinas* ay Mutya ng Silangan.
   b. *Ngalan ng tao:* Si *Rizal* ay dakilang bayani.
   k. *Pambalana:* Ang mga *manggagawa* ay may kapisanan.

2. Panghalip

   a. *Panaong palagyo:* Nagsusulat *kami.*
   b. *Panaong paari:* Ang *akin* ay iyo na.
   k. *Pamatlig:* Dalhin mo rito *iyan.*
   d. *Pamanggit:* Ang bahay *na* nabili niya ay bago pa.
   e. *Panaklaw:* Nagsitindig ang *ilan* sa mga naroroon.

### Ang Mga Pangngalan

1. Ang mga salitang panawag sa tao, hayop, bagay, lunan o pook, o gawa o pangyayari ay tinatawag na *pangngalan.*

   *Si Paterno* ay matalino at makisig.
   Walang *elepante* sa Pilipinas.
   Ang *bahay* ay malaki at maganda.
   Ang *nayon* ay malayo sa amin.
   *Ang kanyang gawain* ay alam ko.
   Ang *pagkahulog* niya ay nakasama.

2. Ang mga pangngalan ay may dalawang uri.

   a. Ang mga sadyang pangalan ng tao, hayop, bagay, pook, gawa o pangyayari ay mga *pangngalang pantangi.*

| | |
|---|---|
| Nieves | Blackie |
| Paterno | Bantay |
| Eugenio | Maynila |
| Gil | Bulakan |
| Colgate | Exodus |
| Palmolive | Unang Digmaang Pandaigdig |

b. Ang mga panawag sa mga balanang bagay ay tinatawag na pangngalang pambalana.

| | | |
|---|---|---|
| tao | pagkain | pagkakasakit |
| pusa | sakit | pagkabuhay |
| bata | salakot | kagandahan |

Ang mga pangngalang pambalana ay maaaring *basal* (abstract), *tahas* (concrete), o *palansak* (collective).

| *Basal* | *Tahas* | *Palansak* |
|---|---|---|
| diwa | aklat | pulutong |
| isip | lapis | buwig |
| haraya | bahay | hukbo |
| gunamgunam | tinta | pangkat |
| kuru-kuro | pluma | kawan |
| palagay | tao | langkay |

3. Ang mga pangngalan ay may apat na kakanyahan: *kasarian*, *kailanan*, *kaanyuan* at *kaukulan*.

a. Ang mga pangngalan ay may apat na *kasarian*.

(1) Ang mga *panlalaki* ay nauukol sa lalaki.

| | | |
|---|---|---|
| Domingo | amain | binata |
| Natalio | bayaw | tandang |
| ama | kuya | kumpare |

(2) Ang mga *pambabae* ay nauukol sa babae.

| | | |
|---|---|---|
| Filomena | ale | inahin |
| Felicidad | hipag | dalaga |
| ina | ate | kumare |

(3) Mayroon ding mga *di-tiyak* sa kasarian: ang di-agad masabi kung babae o lalaki nguni't alam na kung hindi babae ay walang salang lalaki.

| | | |
|---|---|---|
| bata | pusa | tao |
| pinsan | aso | sanggol |
| apo | kabayo | pamangkin |

(4) Mayroon ding mga bagay na *walang kasarian*: yaong mga sadyang walang pagka-lalaki o pagka-babae.

| | | |
|---|---|---|
| bahay | silya | apoy |
| langit | lapis | hangin |
| lupa | aklat | tubig |

b. Naipakikilala ang *kailanan* ng pangngalan sa iba't ibang paraan. Maaaring gumamit ng mga *pantukoy* upang maipakilala ang isahan at maramihan ng mga pangngalan.

*Ang* matanda ay aming tutulungan.
*Ang* bahay ay napakaganda.
*Ang mga* bata ay pumasok sa paaralan.
*Ang mga* ina ay naiwan sa bahay.
Nakita ko *si* Adela sa paaralan.
*Si* Inggo ay nagtatanim ng *mga* halaman.
Isinama namin *sina* Luring.
*Sina* Ana ay tumutulong sa akin.

(1) Ang *si* at *ang* ay mga pantukoy na isahan. Ang *sina* at ang *ang mga* o *mga* ay siyang maramihan ng *si* at ng *ang*. Ang simuno ng pangungusap ay karaniwang pinangungunahan ng pantukoy.

(2) Ang *kailanan* ng pangngalan ay maaari ring ipakilala ng pang-uri. Ang anyong maramihan ng mga pang-uring *ma-* ay nakikita sa pag-uulit sa unang pantig ng ugat.

| *Isahan* | *Maramihan* |
|---|---|
| maganda | magaganda |
| matalino | matatalino |
| maayos | maaayos |
| makisig | makikisig |
| mabuti | mabubuti |

Ano ang kaibahan ng maramihan sa dalawahan? Kung sabihing "Ang magkaibigang dalaga ay nakikilala ko," ilang dalaga ang magkaibigan?

Ang *magandang* dalaga ay si Adela.
*Ang magkaibigang dalaga ay magaganda.*

(3) Naipakikita rin ang kailanan ng mga pangngalan sa tulong ng mga pang-uring *pamilang* o mga pang-uring sadyang may *isa* o *higit pang* kahulugan.

Ang nakita namin ay *isang* bata.
Ang nakita namin ay *limang* bata.
Ang *maraming* tao ay nagtipon sa liwasan.
Ang *ilang* dalaga ay tumulong sa amin.

Ang mga pang-uring *marami* at *ilan* ay nagpapakilala ng kailanan ng mga pangngalang tinutukoy.

## PAGSASANAY

Sabihin ang kasarian at kailanan ng bawa't pangngalan at panghalip sa pangungusap.

1. Si Choleng ay may magandang tahanan.
2. Siya ay may walong anak.
3. Ang limang lalaki ay nag-aaral sa mataas na paaralan.
4. Ang babae ang laging may sakit.
5. Sina Manuel ay nag-aalaga ng mga hayop.
6. Ang mga batang maliliit ay pumapasok sa paaralang bayan.
7. Malalakas ang mga lalaki kaysa mga babae.
8. Ang ina ay nasisiyahan sa kanyang mga anak.
9. Marami-rami ring tao ang nakakakilala sa kanila.
10. Si Nena ay may anim na inahin at dalawang tatyaw.

k. Ang kaanyuan ng pangngalan ay nakikita sa pagkakabuo nito. May apat na kaanyuan ang pangngalan.

(1) payak - kung binubuo lamang ng ugat

| | |
|---|---|
| bata | langit |
| gusali | dasal |
| aklat | ganda |
| guro | talino |
| bulaklak | dangal |

(2) maylapi - kung binubuo ng ugat at ng panlapi (unlapi, gitlapi, hulapi, kabilaan, laguhan)

| | |
|---|---|
| tagapagturo | padasal |
| binata | tinapay |
| aklatan | bulaklakan |
| kalangitan | karangalan |
| pagdidinuguan | pagtitinapahan |

(3) inuulit - kung ang pangngalan, payak o maylapi, ay inuulit; kung binubuo ng dalawang pantig, inuulit ang buong pangngalan; kung binubuo ng tatlo o higit pang pantig, inuulit ang unang dalawang pantig at isinusunod ang buong salita, nguni't kung kabilaan ang ikalawang pantig ay iniiwan ang huling titik nito.

| | |
|---|---|
| bahay - bahay-bahay | bulaklak - bula-bulaklak |
| bayan - bayan-bayan | balita - bali-balita |
| paksa - paksa-paksa | kaibigan - kai-kaibigan |
| dila - dila-dila | pangulo - pangu-pangulo |
| papel - papel-papel | pamahalaan - pama-pamahalaan |

(4) tambalan - kung binubuo ng dalawang salitang pinagtatambal; kung nananatili ang kahulugan ng bawa't isa

sa pinagtatambal, ginagamitan ito ng gitling; kung nag-iiba na ang kahulugan, pinagkakabit ang dalawang salita.

| | |
|---|---|
| Saligang-Batas | takipsilim |
| halik-Hudas | pataygutom |
| asal-hayop | hampaslupa |
| pinunong-bayan | bahaghari |
| dalagang-bukid (tao) | dalagambukid (isda) |

d. Ang kaukulan ng pangngalan ay makikita kung ito ang pinag-uusapan o ito ang layon, alalaong-baga, kung sa ano iniuukol ang pangngalan. Dalawa ang kaukulan ng pangngalan:

(1) Ang isang pangngalan ay nasa *kaukulang palagyo* kung ipinahahayag ang tao, hayop, bagay, o pangyayari, atb., na siyang pinag-uusapan sa pangungusap. Ang pangngalang simuno ng pangungusap ay nasa kaukulang palagyo.

1. Si *Paterno*'y gumagawa ng eroplano.
2. Ang mga *magsasaka* ay nagtatanim ng palay.
3. Sina *Gil* ay nagsisipaglaro sa bukid.
4. Si *Eugenio* ay wala pa rito.
5. Ang *tatay* ay nasa tanggapan pa.

(2) Ang *pangngalang layon* ng pang-ukol ay nasa *kaukulang palayon.*

1. Sila ay nag-aaral ng *Pilipino.*
2. Ang ina ay nagluto ng *pagkain.*
3. Ang dalaga'y namitas ng mga *rosal.*
4. Sila ay bumili ng mga *aklat.*
5. Humuli ng *manok* ang binata.

## MGA PAGSASANAY

A. Sabihin ang kasarian at kailanan, kaanyuan, at kaukulan ng bawa't pangngalan sa pangungusap:

1. Nakabili kami ng isang dumalaga.
2. Ang ate ko ay marunong manahi.
3. Tinawag namin ang taong nagtitinda.
4. Ang aming paaralan ay malayo.
5. Ang ingkong ko ay matanda na.
6. Ang pamangkin natin ay malaki na.
7. Ang inahin ay nanginginaing mabuti.
8. Ako ay may maraming kaibigan.
9. Kami ay nagtitinda ng mga gulay.
10. Nagtitiis sila ng maraming hirap.

B. Sabihin kung ang pangngalan ay isahan, dalawahan o maramihan.

1. Si Poleng ay marunong tumingin sa kanyang kapatid.
2. Ang magkapatid na ibon ay kapuwa namatay.
3. Ang malalaking isda ay sa laot nahuhuli.
4. Ang mga manok ay marunong ding maghanapbuhay.
5. Nagkakasundo ang maghipag na iyan.
6. Ang tatyaw ay magandang bulik.
7. Dumalaw kami sa mag-asawa.
8. Makikisig na mga binata ang nakita ko sa isang tindahan.
9. Limang bahay ang nasunog sa Tundo.
10. Ang magkasintahan ay sadyang nagmamahalan.

K. Sabihin kung ang pangngalan sa mga sumusunod na pangungusap ay nasa kaukulang palagyo o palayon. Ipaliwanag ang sagot.

1. Si *Jose* ay magsasaka.
2. Ang *damit* ng sanggol ay malinis.
3. Sila ay kumuha ng *papel* para sa iyo.
4. Ang mga bata ay naglalaro ng *bola*.
5. Ang *kulay* ng bola ay puti.
6. Sina Adela ay nanguha ng *bato*.
7. Pumapasok si *Juan* sa pagawaan.
8. Siya ay nagtipon muna ng maraming *salapi*.
9. Sila ay sumungkit ng mga *santol* para kay Dora.
10. Si *Sampagita* ay malakas tumahol.

## Mga Panlaping Ginagamit sa mga Pangngalan

1. *-an, -han*

aklatan
palayan
katihan
tahian
pasukan
anihan
sulatan
kulahan
dulugan
karihan
abuluyan
tangkilikan
labahan

2. *-in, -hin*

labahin
binata
tinapay
tinapa
inahin
inumin
panauhin
tuntunin
sinaing

3. *ka-an, ka-han*

kamatayan
kabutihan
kabilugan
kabayanan
katungkulan
kaingayan

kasamaan
Katagalugan
Kabisayaan
Kailukuhan
kapuluan
kasagsaan
kasasalan
katanghalian
kalunuran
kalautan
kaduluhan
kabuwanan
kaarawan
kapupunan
kasapatan
karapatan
kapangyarihan
kagawaran
kawanihan
kasunduan
kaibigan
kagalitan

4. *mag-*

mag-ina
mag-asawa
magpanginoon
magbibigas
magsasaka
magnanakaw
magsasabong
Magbitang
Magpayo
Magpantay
Magsalin
Magsaysay

5. *mang-*, *mam-*, *man-*

manggagawa
manggagamot
manggugupit
manghuhula
mambubuno
mambubuska
mambibili (mamimili)
mampapatid (mamamatid)
mandarambong
mandurukot
manlalaro
manloloko

6. *pa-* (ginagamit din sa mga pandiwa at pang-abay)

pangalan
pakagat
palayaw
patibong
pataba
paliwanag
paunawa
patunog
pabili
padala
pahatid
pamana
patahi
pautang
pahayag
palakad
pahiwatig
palagay
pakulo
paraan
parusa
pakitang-gilas
pakitang-loob
palipad-hangin

7. *pa-an*, *pa-han*

paaralan
palamigan
pagawaan
palaruan
paminggalan
parusahan
paalaman
patawaran
pasunuran
pamilihan
panakbuhan
pagamutan
palimbagan
pakulutan
pagandahan
pahayagan
pamahalaan
pangasiwaan
panagimpan
panalunan

8. *pag-* (galing sa pandiwa; kung sa pandiwang *um*, ang *pag-* ay ikinakabit sa salitang-ugat; kung sa pandiwang *mag*, ang *pag* ay sinusundan ng unang pantig ng salitang-ugat at ng salitang-ugat)

*um*

pag-ibig (umibig)
pag-inom (uminom)

*mag-*

paglalaba (maglaba)
pag-aayos (mag-ayos)

pagsagot (sumagot
pagkain (kumain)
paglakad (lumakad)

pagsisimba (magsimba)
pagkakain (magkain)
paglalakad (maglakad)

9. *pag-an, pag-han*

pag-iibigan
pag-uutangan
pagdirigmaan
pagpapagandahan

pagmamaliksihan
pag-aanihan
pagbubulaklakan
pag-iina-inahan
pagbabahay-bahayan

10. *pagka-*

pagka-Bathala
pagka-tao
pagka-hari
pagkaabala
pagkaawa

pagkalanta
pagkakaawit
pagkakapatay
pagkakabulaklak
pagkakadamit

pagkakaroon
pagkapag-asawa
pagkakapag-asawa
pagka-babae

11. *pang, pam, pan-* (ginagamit din sa mga pang-uri)

pangkulay (pangulay)
pandinig
panghalip

pantukoy
pang-uri
pandiwa

panggamot
panghihingi
pamimitagan

12. *pala-an, pala-han*

palababahan
palarindingan
palaisdaan
palahingahan

palatakbuhan
palabunutan
palabugtungan
palatitikan

palabaybayan
palagitlingan
palabantasan
palaupahan

13. *sang-, sam-, san-*

sandali
sanlinggo
sambayanan

sambahayan
sanlibutan
sandaigdigan

sangkalangitan
sangkalupaan
sangkatauhan

14. *tag-*

tag-ulan
tagginaw

taggutom
tagtuyot

tag-araw
tagsibol

15. *taga-*

tagaluto
tagalinis

tagaalaga
tagalimbag

16. *tala-an, tala-nan*

talaaklatan
talaarawan

talatinigan
talaawitan

talalabahan
talabilihan

## PAGSASANAY

Bumuo ng dalawang pangngalan sa tulong ng bawa't panlaping nasa talaan. Pag-ingatan ninyo na mga pangngalan ang inyong mabubuo at hindi pang-uri, pandiwa o pang-abay.

## MGA IBA PANG PAGSASANAY MULA SA ISANG BABASAHIN

Naririto ang dalawang talataang kinuha mula sa isang babasahin. Dito'y matututuhan ninyo ang tungkol sa mga ugat ng maikling katha natin sa kasalukuyan. Ang mga talataang ito ay ginamitan ng maraming pangngalan. Bukod sa kaalamang makukuha, pansinin din ang iba't ibang pangngalang ginamit sa pagpapaliwanag.

Magtala ng sampung pangngalan mula sa babasahin. Itapat sa bawa't isa ang mga sumusunod: (1) uri, (2) kasarian, (3) kailanan, (4) kaanyuan, at (5) kaukulan.

### Mga Ugat ng Kasalukuyang Maikling Kathan

Ang maikling katha sa kasalukuyan na siyang pinakamaunlad na sangay ng panitikan ngayon dito sa atin, maging sa Pilipino o sa Ingles, ay tila mayabong na punungkahoy na may marami't malalalim na ugat. Kabilang sa mga ugat na ito ang mitolohiya, alamat, kuwentong bayan, pabula, parabula, anekdota at karaniwang kuwento.

Ang mitolohiya ay katipunan ng iba't ibang paniniwala at mga kuwento tungkol sa mga diyos at diyosa at sa mga ispiritung katu-katulong nila, gaya ng tiyanak, kapre, mananggal, asuwang, tiktik, atb. Ang alamat ay kuwentong pasalin-salin sa bibig ng mga taong bayan, at karaniwang tungkol sa pinagmulan ng mga bagay-bagay. Gaya ng mga alamat, ang mga kuwentong bayan ay mga kuwentong pasalin-salin din sa bibig, nguni't kadalasa'y hindi tungkol sa mga pinanggalingan. Mayroon din tayong mga pabula, kuwento tungkol sa mga hayop na nagsisikilos at nangagsasalitang parang tao. Ang layon ng mga ito ay makapagturo ng aral sa bumabasa. Nang pumasok ang Kristiyanismo sa ating Kapuluan, lumaganap naman ang mga parabula, mga kuwentong galing sa Banal na Kasulatan. Ang maiikling kuwento tungkol sa mga kilalang tao, na kung minsa'y umaaliw at kung minsan nama'y nangangaral ay tinatawag na

anekdota. May mga anekdotang batay sa katotohanan at mayroon namang likha-likha lamang ng mga taong bayan. Ang huling ugat, ang karaniwang kuwento, ay mga dagli (sketch) na moralista sapagka't nangangaral, at eskapista sapagka't romantiko at di-makatotohanan sa tunay na buhay.

**Ang Mga Panghalip**

1. Ang mga panghalip ay bahagi ng panalitang ginagamit na *panghalili* sa mga pangngalan. Tayo ay gumagamit ng panghalip upang maiwasan ang pag-uulit ng isang pangngalan.

2. Mayroon tayong limang uri ng mga panghalip: *panao, pamatlig, pananong, pamanggit* at *panaklaw*.

   a. **Ang mga Panghalip na Panao**

   Ang mga panghalip na ginagamit sa halip ng tao o mga pangalan ng mga tao ay tinatawag na *panao.*

Kaukulang Palagyo

Kailanan

| | Isahan | Dalawahan | Maramihan |
|---|---|---|---|
| Una | - ako | - kata, kita, ta | - tayo, kami |
| Ikalawa | - ikaw, ka | - | - kayo |
| Ikatlo | - siya | - | - sila |

Ang mga panghalip na panaong ginagamit na simuno ay nasa kaukulang palagyo.

(1) *Ako* ay nag-aaral na mabuti.
(2) *Ikaw* ay sumama sa amin.
(3) Aalis *ka* ba?
(4) *Sila* ay makikipaglaro sa atin.
(5) *Kata* ay magsabay na sa pag-alis.

Kaukulang Paari

| Kailanan: | Isahan | | Dalawahan | | Maramihan | |
|---|---|---|---|---|---|---|
| Panauhan: | Pang-una | Panghuli | Pang-una | Panghuli | Pang-una | Panghuli |
| Una | - akin | ko | - kanita | nita | - atin | natin |
| | | | - ata | nata, ta | - amin | namin |

| | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|
| Ikalawa - | iyo | mo | - | inyo | ninyo |
| Ikatlo - | kanya | niya | - | kanila | nila |

Ang *aking* aklat ay bago.
Ang aklat *ko* ay tungkol sa Pilipino.
Ang *atang* bahay ay malinis.
Ang bahay *ta* ay maaliwalas.
Maganda ang *inyong* paaralan.
Uliran ang paaralan *ninyo*.

Ang mga *panghalip na pang-unang paari* ay maaaring gamiting simuno kung pangungunahan ng pantukoy na pambalana.

(1) Ang *inyo* ay kunin mo na.
(2) Ibigay mo ang *kanila*.
(3) Ang *akin* ay akin.
(4) Ang *amin* ay iba kaysa atin.
(5) Ang *atin* ay ibibigay ko na.

Kaukulang Paukol

Ang panghalip na panao ay nasa kaukulang paukol kung

a. Tagaganap ng pandiwang balintiyak

1. Ang sanggol ay *aking* aalagaan para sa iyo.
2. Ang mga ulila'y kukupkupin *nila* hanggang magsilalaki.

b. Layon ng pang-ukol

1. Tungkol sa *inyo* ang paksa ng aming pagpupulong.
2. Ibibigay ng guro sa *amin* ang antas sa huling pagsusulit.

b. **Ang mga Panghalip na Pamatlig**

Ang mga panghalip na pamatlig ay mga panghalip na inihahalili sa itinuturong tao, hayop, bagay, gawa o pangyayari. Ang limang uri ng panghalip na pamatlig, ayon sa lapit o layo ng nagsasalita, ng kinakausap o ng pinag-uusapan, ay:

| | **Paturol** | **Paari** | **Paukol** | **Patulad** | **Pahimaton** |
|---|---|---|---|---|---|
| Malapit sa Nagsasalita - | ito, iri, ire, yari | nito, niri, niyari | dito, dini, dine | ganito, ganiri, gayari | eto, heto, ayto |

| | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|
| Malapit sa Kinakausap - | iyan | niyan | diyan | ganiyan | ayan, hayan |
| Malayo sa Nag-uusap - | iyon, yaon | niyon, niyaon, noon | doon | gayon, gayaon, ganoon | ayun, hayun |

Ang mga pamatlig na *paturol* at *patulad* ay maaaring gamiting simuno. Ang mga *patulad* ay nangangailangan ng pantukoy.

(1) *Ito* ay binili ko para sa iyo.
(2) *Iyan* ay ginawa niya.
(3) *Iyon* ay hindi namin nalalaman.
(4) Ang *ganito* ay kunin mo.
(5) Ang *ganiyan* ay para sa iyo.
(6) Ang *ganoon* ay huwag mong tularan.

## k. Ang mga Panghalip na Pananong

Ang mga panghalip na humahalili sa pangalan ng tao, bagay, pook, panahon, dami, halaga, atb., sa pagtatanong ay tinatawag na mga panghalip na pananong.

| Pangalang hinahalinhan | | Panghalip na Pananong Isahan | | Maramihan |
|---|---|---|---|---|
| tao | - | sino | - | sinu-sino |
| tao (nagmamay-ari) pang-una | - | kanino | - | kani-kanino |
| tao (nagmamay-ari) panghuli | - | nino | - | ninu-nino |
| pook | - | saan | - | saan-saan |
| panahon | - | kailan | - | kai-kailan |
| bagay o pangyayari | - | ano | - | anu-ano |
| bagay (pinipili) | - | alin | - | alin-alin |
| bagay (nabibilang) | - | ilan | - | ilan-ilan |
| bagay (nasusukat o natitimbang) | - | gaano | - | gaa-gaano |
| halaga | - | magkano | - | magka-magkano |

(1) *Sino* ba ang nagbukas ng pinto?
(2) *Sinu-sino* ang darating sa pista rito?
(3) *Kanino* ang payong na ito?
(4) Mga papel *ninu-nino* ang nilipad ng hangin?
(5) *Anu-ano* ang mga pangalan ninyo?
(6) *Saan-saan* kayo nangakatira?
(7) *Kai-kailan* kayo ipinanganak?

(8) *Alin* sa mga bungangkahoy na ito ang ibig mo sa lahat?
(9) *Ilan-Ilan* ang mga nabili ninyong aklat?
(10) *Gaano* ba ang isasaing natin ngayon?
(11) *Magkano* na kaya ngayon ang isang kilong karne?
(12) *Magka-magkano* ang pagkakabili mo sa hipon, isda, at gulay na ito?

## d. Ang mga Panghalip na Pamanggit

Ito ay katagang nagpapakita ng pagkakaugnay ng salita sa sumusunod na salita at nagiging simuno ng isang sugnay. Gumaganap din ng tungkulin ng pamanggit ang mga pantukoy na *ang*, *ang mga*, *ng*, *ng mga*, *sa*, *sa mga* kung nangunguna sa pandiwa.

(1) Ang tao*ng* umiibig sa Diyos at sa kanyang kapuwa ay payapa at maligaya.
(2) Humahanga ako sa guro*ng* nagtuturo nang dibdiban, may nanonood man sa kanya o wala.
(3) Dapat gawing uliran ng lahat ang mamamayang nagpapaunlad sa sarili at sa kanyang pamayanan.
(4) Ang tinapay *na* nabili niya ay bagong kahahango lamang sa hurno.
(5) Sariwa at mabango ang mga bulaklak *na* inihandog niya sa Mahal na Birhen.

Ang mga pantukoy na nakalimbag nang pahilig ay gumaganap ng tungkulin ng pamanggit.

(1) *Ang mga* nagwagi sa paligsahan ay tuwang-tuwa.
(2) Tinanggap *ng* pinarangalan ang lahat ng papuri.
(3) Sinabi *ng mga* nanalo na pinagbuti nila ang pagsasanay.
(4) Sabihin mo *sa* nagtalumpati na marami ang humanga sa kanya.
(5) Nagiging maamo ang tagumpay *sa mga* nagsisikap.

## e. Ang mga Panghalip na Panaklaw

Ang mga panghalip na panaklaw ay mga salitang sumasaklaw sa kaisahan, dami o kalahatan, at maaaring maging tiyakan o di-tiyakan.

(1) Nagsasabi ng kaisahan (tiyakan) - *isa*, *isa pa*, *bawa't*, *balana*
(2) Nagsasabi ng dami o kalahatan (tiyakan) - *madla*, *tanan*, *lahat*, *pawa*
(3) Nagsasabi ng di-katiyakan - binubuo ng panghalip na pananong at ng pangatnig na *man* - *ano man*, *sino*

*man*, *kailan man*, *gaano man*; kabilang din dito ang *kuwan* at *ano*.

Ang *isa* ay maganda nguni't ang *balana*'y mabait.
Ang *madla* ay nakinig sa talumpati ng pinuno.
Pusturang-pustura ang *lahat* sa piging.
*Sino man* ang mangailangan ng tulong ay dapat nating tulungan.
Hindi ko na yata siya makakalimutan *kailan man*.
Pinilit ko siyang kalimutan *gaano man* kahirap.

Ang mga panaklaw ay maaaring gamiting simuno.

(1) *Lahat* ay tumayo.
(2) *Balana* ay umabuloy sa bulag.
(3) Ang *madla* ay humanga sa kanya.
(4) *Si Kuwan* ay nagtitinda ng *kuwan*.
(5) Sino *man* ay patuluyin mo.
(6) Ano *man* ay pasalamatan natin.
(7) Ang *isa* ay pilay.

## MGA PAGSASANAY

A. Salungguhitan at uriin ang bawa't panghalip sa mga pangungusap. Sabihin kung alin sa mga panghalip ang gianamit na simuno.

(1) Ito ay ibibigay ko sa iyo.
(2) Ang mga kapatid ko ay kasama niya.
(3) Ang lahat ay tutulong sa atin.
(4) Tayo'y gumawa ng paraan.
(5) Hindi kita sinasadya.
(6) Aalis ka na ba?
(7) Ano man ay pasalamatan mo.
(8) Ang amin ay di pa niya ibinibigay.
(9) Sila ay mag-aaral sa pamantasan.
(10) Sino kaya ang isasama niya?

B. Sabihin kung ang panghalip-panao na nakalimbag nang pahilig ay nasa kaukulang (1) palagyo, (2) paari, o (3) paukol.

(1) Mahal *ka* sa akin, kaya *kita* pinapayuhan.
(2) Nakita *ko sila* sa tabing-dagat noong Linggo.
(3) Ang aklat *ko* ay ipahihiram *ko* na sa *iyo*.
(4) Para sa *kanila* ang *atang* pagsasakit, hindi ba?
(5) Tutulungan *kita* kung magbabagong-buhay *ka*.
(6) Ang hirap ng *kanitang* buhay nguni't batahin *ta* para sa *kanila*.
(7) *Aking* titiisin ang mga hirap para sa *iyo*.
(8) *Tayo* na sa *kanyang* piging at *ating* pasayahin ang mga panauhin *niya*.

K. Hanapin ang mga panghalip na pamatlig sa mga sumusunod na pangungusap:

(1) Iri kaya ang hinahanap niyang aklat?
(2) Diyan ko nakuha ito at hindi doon.
(3) Gayon nga ang ginawa niya nang panahong yaon, nguni't ganiri na lamang ang gagawin ko ngayon.
(4) Hayun na siya nguni't eto pa ang kanyang mga dala-dalahan.
(5) Ito ay ginawa ko para sa iyo sapagka't kakailanganin mo dini.
(6) Ang ganiyan ang tularan natin at tayo'y makararating sa dako pa roon.
(7) Yaring puso ay nasaktan nguni't sadyang ganiri ang buhay.
(8) Buhay niyaring buhay, minahal na kita niyaon pa man.

D. Lagyan ng mga nararapat na panghalip na pananong ang bawa't puwang.

(1) ________ ba ang mga pangalan ng mga batang ito?
(2) ________ kaya ang kanilang mga magulang?
(3) Ale, ________ po ba ang isang kilo ng inyong lansones?
(4) Sa mga pasalubong na ito, ________ kaya ang maiibigan niya sa lahat?
(5) ________ ba natin ipaghahahatid ang nangagsisali sa palatuntunan?
(6) ________ ang mga ibinigay na baon sa inyo ng inyong mga magulang?
(7) Mga kagamitan ________ ang mga naiwang ito sa sulok?
(8) ________ ang ibig mong bilang ng atis na iuuwi sa kanya?

E. Salungguhitan ang panghalip na pamanggit sa bawa't pangungusap, at ibahin ang maaaring ibahin sa pang-angkop na *na* o *-ng*.

(1) Ang aklat na hiniram mo ay hindi ito.
(2) Ako ay tumawag ng doktor na gagamot sa iyo.
(3) Sila ay tumulong sa dalagang gumagawa ng kahon.
(4) Si Luis na sumama sa akin ay pamangkin ko.
(5) Gumawa si Gil ng bangkang lumulutang sa tubig.
(6) Kami ay nagsabi sa taong nagbabantay sa halamanan.
(7) Ang panahong nakalipas na ay hindi na babalik.
(8) Ang mag-aaral na pumapasok sa pamantasan ay maraming aklat.
(9) Siya ay bumili ng damit na ihahandog sa iyo.
(10) Ang dahong nalaglag sa lupa ay tuyung-tuyo.

G. Sumulat ng sampung pangungusap na gumagamit ng mga panghalip na panaklaw. Gumamit ng mga nagsasabi ng kaisahan, ng dami o kalahatan, ng katiyakan o di-katiyakan.

H. Sumulat ng isang talataan na gumagamit ng iba't ibang uri ng panghalip, gaya ng (1) panao, (2) pamatlig, (3) pananong,

(4) pamanggit, at (5) panaklaw. Gamitin ang ilang panghalip bilang simuno. Salungguhitan ang bawa't panghalip at balikaralin ang uri ng bawa't isa.

## PAGSASANAY MULA SA ISANG BABASAHIN

Basahin ang sumusunod na bahagi ng isang maikling katha at hanapin ang mga panghalip na ginamit. Isulat ang mga panghalip at uriin ang bawa't isa.

Hindi ko na siya nakikita ngayon. Nguni, sinasabi nilang naroroon pa siya sa dating pinagtuturuan, sa luma at walang pintang paaralang una kong kinakitaan sa kanya. Sa isa sa mga lumang silid sa ikalawang palapag, sa itaas ng lumang hagdang umiingit sa bawa't hakbang, doon sa kung manunungaw ay matatanaw ang maitim na tubig ng isang estero, naroon pa siya't nagtuturo ng mga kaalamang pang-aklat - at bumubuhay ng isang uri ng karunungang sa kanya ko lamang natutuhan.

Lagi ko siyang iuugnay sa kariktan ng Buhay. Saan man may kagandahan: sa isang tanawin, sa isang isipan, o sa isang tunog kaya, nakikita ko siya at ako'y lumiligaya. Nguni, walang ano mang maganda sa kanyang anyo . . . at sa kanyang buhay.

Mula sa "Kuwento ni Mabuti"

Kabanata VII

# ANG PAGSASALAYSAY

## A. Mga Uri ng Pagpapahayag

May apat na uri ng pagpapahayag ang tao, pasalita man o pasulat. Ang mga ito ay (1) pagsasalaysay, (2) paglalarawan, (3) paglalahad o pagpapaliwanag, at (4) pangangatwiran o pagmamatwid. Sa apat na uri, ang pinakamadalas gamitin at lalong kinawiwilihan ng marami ay ang pagsasalaysay. Ito ay tinatawag ding pagkukuwento.

## B. Mga Halimbawa ng Pagsasalaysay

Sa tuwing magkukuwento ang isang tao sa kanyang kausap, maging ito man ay karanasan, nabalitaan, nabasa o napanood kaya, siya ay nagsasalaysay. Kabilang din sa pagsasalaysay ang alamat, kuwentong bayan, mitolohiya, pabula, parabula, anekdota, maikling katha o maikling kuwento, nobela, atb.

## K. Mga Pantulong sa Mabisang Pagsasalaysay

Ang makatuturan at kawili-wiling paksa ay mahalagang pantulong sa mabisang pagsasalaysay. Nakatatawag ng pansin at kawilihan ang kakaibang simula at wakas kaysa kinamihasnang "Noong unang panahon. . ." at "At sila'y nabuhay nang maligaya sa habang panahon." Ang wastong pagkakasunud-sunod ng mga pangyayari ay nakatutulong din nang malaki sa maayos na pagsasalaysay, maliban sa paraang pabalik o pabalik-balik sa ilang makabagong maikling kuwento.

Sa pagsasalaysay na pampanitikan, halimbawa'y sa maikling katha o kuwento, nakatutulong nang malaki ang naiibang pamagat, ang bagong pagtalakay sa paksa (kahi't na

ito ay lumang paksa na), ang maingat na paglalarawang-tauhan at katauhan, ang payak na banghay, ang paggamit ng pahiwatig at sagisag, at ang pagpipigil sa damdaming inilalarawan.

Ang mga natutuhan na sa Balarila at Linggwistika o Aghamwika sa mga nakaraang kabanata ay mahahalagang tulong, lalo na ang kayamanan ng talasalitaang gagamitin, bunga ng mga napag-aralang mga uri ng salita at mga panlaping nagpaparami sa mga ugat nito, mga uri at ayos ng pangungusap, at ang mga gamit ng pangngalan at panghalip.

## D. Karaniwang Pagsasalaysay

### Urong Kayo

Sa Nayon ng Madahon ay may maliit na bisita. Doon nagsisimba ang mga tao kung Linggo.

Tag-ulan noon. Sapagka't luma na ang maliit na bisita kaya't may mga butas na sa bubungan nito.

Isang araw ng Linggo noon. Isang mahabang upuan ang lalong basa kaysa sa iba sapagka't katapat ng mga butas at malapit pa sa sirang bintana. Ang bawa't dumating ay nagtitiyagang magpunas ng bahaging kanyang uupuan. May nagpupunas sa tulong ng panyolito o kaya'y ng basang payong o ng kapirasong papel.

Maya-maya pa, puno na ang mahabang upuan, maliban sa isang bahaging para sa isang tao na lamang. Dumating si Aling Iska.

Lumapit si Aling Iska sa isang nakaupo sa bahaging tuyo na.

"Urong nga kayo nang kaunti," ang bulong ni Aling Iska.

Napatingin ang binulungan sa bahaging basa pa. Inginuso niya iyon kay Aling Iska.

"Dito na ako, urong na lamang kayo, kaunti lang," ang pagpipilit ni Aling Iska.

Napilitan ang babaing umurong nang kaunti. Ang katabi niya ay napilitan ding umurong nang kaunti. At lahat na ay umurong para mapagbigyan si Aling Iska. Ang isa tuloy ay

napilitang tumayo sapagka't ang nalabi na lamang sa kanya ay ang basang bahagi ng mahabang upuan. Preskung-presko namang nakaupo si Aling Iska sa bahaging tuyo.

E. Maikling Kathang Pampanitikan

**Simula ng Isang Kahulugan**
*Genoveva Edroza Matute*

*Diyos ko! Patawarin Mo po ako!*

Ngayon lamang. . . ngayun-ngayon lamang nagkaroon ng tunay na kahulugan sa akin ang pahayag na ito.

Madalas noong araw. . . bihira na nitong mga huling taon, na nasabi ko ito. Noong araw, dahil sa pang-iinggit ko sa aking mga kalaro; nitong mga huling taon - a, ano bang talaga ang maibibilang na kasalanan: ang pagkukuwento tungkol sa mga kaibigan kong alam ko namang nagkukuwento rin tungkol sa akin? ang pag-akit ko sa alam kong katipan na ng matalik kong kaibigan? Kasalanan ko bang higit ang *sex appeal* ko kaysa sa kanya? At iyan nga palang seks. . . ang mga *thrills* na dulot niyan. Aba, ano ang masama riyan? Bahagi lamang iyan ng buhay! Sa mga taong gaya na lamang ni Sister Fe sa kolehiyong pinag-aralan ko kasalanan pa hangga ngayon ang mga ganyang bagay. A, ano nga bang talaga ang maibibilang na kasalanan?

Galing ako sa piging noon. Hatid ni Mon.

"Pagod na 'ko," sabi ni Mon. "Kailangan ko pa bang ientrega ka sa mga *old* mo?"

Natawa ako. "*Old-fashioned* na iyan, Mon!" sabi ko "Sige na."

Hindi alam nina *Mommy* at *Daddy* na dumating na ako. Kaya narinig ko ang pag-uusap nila.

Ako ang pinag-uusapan nila.

Natawa ako. Ako pala ang paksa ng tsismes ng dalawang *old*, ang bulong ko sa sarili.

Ano bang talaga ang gusto ng anak mong iyan?" tanong ni *Mommy*.

"Si Mimi na naman ang naharap mo," sabi ni *Daddy*. "Pabayaan mo kung ano ang gusto niya."

"Doktora raw! *First year* pa lamang, pinag-uusapan pa lamang ang dugo, nasusuka na. Paanong magiging doktora iyan?"

"E kaya naman lumipat ng kurso a," agaw ni *Daddy*.

"*Foreign Service!* O, ano'ng nangyari sa *Foreign Service?*"

"Inuungkat mo pa iyan. E pumayag na sa gusto mo a, hindi ba? Nagtitser na lang, ano pa?" Yamot ang tinig ni *Daddy*.

"Nakabuti sa kanya. Nagkaroon ng kaunting disiplina," ang pagtatanggol ni *Mommy*.

"Biro mo? Kaisa-isang anak. . .kahi't anong karera, kaya natin. Pumareho lang kina Etang at Pilar!"

Mabilis akong nanaog upang maghalungkat sa repriheradora. Kasabay ng mga nagmamadali kong yabag ang alaala nina Etang at Pilar, mga pinsan ko sa panig ni *Mommy*.

"Magnormal ka na lang, Mimi," sabi ni Etang. "Sabay-sabay tayong tatlo ni Pilar."

Si *Mommy* ang nagpasiya. "Makabubuti sa batang iyan ang mahirapan nang kaunti. Saka, magiging mabuting impluwensiya sa kanya ang magkapatid na Etang at Pilar."

Kung hindi sa magkapatid na iyon, natitiyak kong hindi ko matatapos ang normal. Kung mahigpit si Sister Fe sa mataas na paaralan, ibayo pa ng sampung ulit ang disiplinang tiniis ko sa kursong normal.

"Hindi ninyo maibibigay sa iba ang wala sa inyo," ang kumukulili sa taynga ko na palaging inuulit-ulit ng mga guro roon.

Abot-langit ang mga daing ko: anong hirap na gawain, kailangang disiplinahin ang sarili, bale wala naman daw ang sahod, pagkatapos.

Tawa lamang naman nang tawa sa akin sina Etang at Pilar. Sadyang maganda silang magdala ng pasanin: tumatanggap lamang ng labada ang kanilang ina upang makapag-aral sila; iniwan sila ng kanilang ama dahil sa ibang babae. Tumutulong ang magkapatid sa aklatan, sa kantina ng dalubhasaan,

makapagpagaan lamang sa pasanin ng ina. "Tingnan mo nga ang mga pinsan mo," sabi ni *Mommy*. "Samantalang ikaw..."

"Wala na akong paki roon," sabi ko naman. "Ang paki ko ay ito: basta talagang wala akong hilig sa kursong ito, at wala pa ring hinaharap. Makatapos man ako ay ewan. . . e sa talagang iba ako sa mga pinsan ko, ano'ng magagawa ko?"

"Ano bang talaga ang gusto mo, iha?" masuyong tanong ni *Daddy*. "Wala ka yatang kagana-gana sa ginagawa mo? Iyan ang napapansin ko simula nang magturo ka."

"*Lesson plan. . . lesson plan. . . lesson plan, Daddy*! Paano ka bang gaganahan nito?"

"Unang taon mo pa lamang iyan," agaw ni *Mommy*, "Kaya ganyan. Magugustuhan mo rin iyan pag tumagal-tagal."

"Daddy, Mommy, talaga bang ibig ninyong malaman kung ano ang gusto ko?" Tumigil ako nang matagal. Nang magsalita akong muli'y hindi ko nakilala ang sariling tinig. Tila may bikig sa aking lalamunan.

"Ang talagang gusto ko. . . ay. . . ay makatagpo ng kahulugan. . . kahulugan kung bakit ako nabubuhay. . ."

Kahi't ako ay nagulat sa aking sinabi. Saang kaibuturan ng aking kaluluwa nagmula iyon. . . na nang masabi ko'y tila isang mabigat na pataw ang naalis sa aking kalooban?

Tatawa si *Daddy*, nguni't biglang tumigil nang mapatingin sa aking mukha. Napatungo si *Mommy*. "Nagkakaisip na rin yata ang aking anak," ang bulong niya.

Nagpatuloy ako. "Sabi ninyo, dalawa ang nauna sa akin. Ayaw na ninyong maging tatlo kaming magkakapatid. Nag-*birth-control* ka, Mommy. . .*fool-proof*. . .nguni't sumipot din ako. Ang unang dalawa'y talagang gusto ninyo. . . at mahal na mahal ninyo. . . nguni't sabay na namatay nang mabangga ang kotse ni *Daddy* at. . .".

"Mimi!" matigas ang tinig ni *Daddy*.

"Husto na, Mimi! Utang na loob!" Mapait ang tinig ni *Mommy*.

"*Sorry*, nasasabi ko lamang. Silang gustung-gusto ninyo ang nawala. Akong. . . hindi. . . ang naririto! Bakit ako pa? At ngayon ay wala akong mapagsiksikan sa aking sarili."

"Kahi't hindi ka magtrabaho ay kayang-kaya ka naming buhayin." Punung-puno ng pagmamahal ang tinig ni *Daddy*. "Kaya namin ang lahat ng gusto mo. At mahal na mahal ka namin ni *Mommy*."

"Alam ko, *Daddy*. Wala naman akong reklamo e."

"Totoo ang sabi ni *Daddy*," matapat ang tinig ni Mommy, "kahi't hindi ka magtrabaho. Nguni't sabi mo, Mimi, naghahanap ka ng kahulugan. . . hindi kaya matagpuan mo iyan sa iyong gawain?"

Unang Baitang ang tinuruan ko sa unang taon.

Gabi-gabi'y nagkukuwento ako sa amin.

"*Cute* sana ang mga bata. Kaya lamang, ang hirap turuan, lalo na ang hindi nagdaan sa *kindergarten*."

"*What's your name*?" ang tanong ko.

"*Was yu nem*?" ang sagot nila.

"Sa unang araw, pagkatapos ng rises, mga labinlimang bata ang hindi na nagbalik sa aming silid. Nagyaya nang umuwi, kasama ang ina o ama o nakatatandang kapatid na nakabantay sa labas ng silid-aralan.

"May mga batang ayaw paiwan sa silid. Ibig ay katabi ng ina, ama o kapatid na naghatid. May bigla pang nanubig sa sahig nang biglang mawala ang inang naghatid."

Panabay ang tawa at buntung-hininga ko sa pagkukuwento kina *Daddy* at *Mommy*.

"*What a life*! Baka hindi ako tumagal ng kahi't isang taon, *Daddy*. Mabuti pa, magtinda na lang ako sa palengke. Alam mo, *Mommy*, ang guro sa katabi kong silid, si *Miss* Legaspi, ay labindalawang taon nang nagtuturo sa *Grade Three*! Biro mo, labindalawang taon! Ni hindi yata ako makakaisang taon e!"

Madalas kaming magkausap ni *Miss* Legaspi.

"Talaga akong hanga sa iyo, Miss Legaspi. Paano ka tumagal ng labindalawang taon? Ako yata, hindi aabutin kahi't isang taon. Alin sa dalawa: mamamatay ako sa hirap o magre-*resign* ako."

Ngumiti si *Miss* Legaspi. "Iyan din ang naisip ko noong una, Mimi," ang sabi niya. "Nguni't tinitiyak ko sa iyo, hindi ka mamamatay sa hirap, ni hindi ka rin magre-*resign*."

"Ewan ko. Iba ako sa iyo, *Miss* Legaspi e."

"Unti-unti mong maiibigan, makikita mo," ang patuloy niya. "Malamang na malagpasan mo pa ako sa serbisyo."

Isang linggo pa lamang noon ng aking pagtuturo.

"*What's your name?*" ang tanong ko.

"*My name is. . .* Carding!"

"Ha! ha! ha! Carding daw. Titser, ako. *My name is* Espiridion Montana. *What's your name?*"

Natawa ako.

"Ako? *I'm your teacher. My name is Miss* Emilia Esguerra."

Isa na lamang ang hindi pa makasagot. Si Arnulfo.

"Kasi, unang linggo pa lamang ng pasukan, ilang ulit ka nang lumiban. Hindi ka nga matututo, Arnulfo."

Nakatingin sa akin ang mabibilog na mata ni Arnulfo sa butuhan niyang mukha. Hindi umilag ang kanyang mga mata.

Sa mga sumusunod pang linggo, may napansin ako sa kanya. Madali siyang matuto at may angking katalinuhan. Ang hirap nga lamang, sa pagliban niya ng mga dalawa o tatlong araw sa bawa't linggo, maraming aralin ang hindi niya napapakinggan.

"Nagkakasakit ka ba, ha, at liban ka nang liban?"

Umiling si Arnulfo.

"Abe e, di bulakbol ka lang talaga!"

"Hindi po." Nakatitig sa akin ang mabibilog niyang mata. Hindi umilag ang mga iyon.

"*Daddy, Mommy*," sabi ko isang gabi. "Sayang iyong isa kong bata sa klase. Marunong sana. Bulakbol lang. *Absent* nang *absent*."

"Bakit kaya? Ano kaya ang dahilan?" ani Mommy.

"Pabayaan mo siya, kung ayaw ba niyang pumasok e," sabi ni *Daddy*. "Bakit mo kukunsumihin ang sarili mo dahil sa kanya?"

Talaga, bakit kukunsumihin ko ang sarili dahil sa kanya?

Basta, panay ang bago kong bestido, sapatos at bag. Nagkakasiksikan na sa dati kong kabinet. Kaya nagpagawa na naman ng bagong kabinet si *Daddy*. Higit na malaki kaysa una.

"Ilang buwan na simula nang magturo ka," sabi ng mga kasamahan kong guro. "Hindi ka pa nag-uulit ng bestido. Pihong hanggang katapusan ng taon. Ilang kabinet ba ang iyong mga bestido, Mimi?"

Marunung-runong nang magsalita, umawit, sumayaw, bumilang, ang aking mga bata. Nahihirapan pa sa pagbasa at pagsulat.

*I take a bath and change my clothes. I brush my teeth. I comb my hair.*

"*Miss* Legaspi, marunong na ang mga bata kong magsalita, umawit, sumayaw at bumilang. Sa isang linggo, sasanayin ko na sa pagbasa at pagsulat."

"Nakita mo na, Mimi? Nagsisimula mo nang maibigan ang pagtuturo. Ano ang sabi ko sa iyo?"

"Ha? Maibigan? Wala naman akong sinabi kundi. . .".

"O, siya, siya. . . hindi na, kung hindi. Ano pa ang ibabalita mo, Mimi?"

"*Cute* na *cute* sila. Lalo na kung tumutula. . . kung sumasayaw. *Cute* silang lahat. . . maliban sa isa."

Isang bata ang rumaragasang dumating.

"*Ma'am*, tawag daw n'yo ko. . .".

"Oo", sabi ni *Miss* Legaspi, "pero may kausap pa ako. Mamaya ka na magbalik. Kakausapin kita tungkol sa kaa-*absent* mo."

Lumayo na ang bata.

Napahawak ako sa kamay ni *Miss* Legaspi.

"May kamukha ang batang iyon, *Miss* Legaspi."

"Si Jose?"

"Sino nga ba ang. . . A, oo nga, si Arnulfo! Ng *pupil* ko. Kamukhang-kamukha ni Arnulfo."

"Ano ang apelyido? Saan nakatira?"

Iisa ang kanilang apelyido. Iisa ang tirahan. Magkapatid sina Jose at Arnulfo.

Tapos na ang pag-uusap ni Miss Legaspi at ni Jose.

"May sakit ba si Arnulfo. ha?" tanong ko kay Jose. "Bakit siya liban nang liban?"

Umiling si Jose. Hindi sumagot. May bahagyang galit sa kanyang mga mata. Nguni't walang sinabing kahi't ano.

"*Miss* Legaspi, marunong sana ang kapatid ni Jose sa klase ko. Ang hirap. liban nang liban, kaya hindi matuto nang husto."

"Aba, ganoon din si Jose, Mimi. Kaya ko nga kinagalitan kangina e. Dalawa o tatlong araw sa isang linggo kung lumiban. Marunong sana, kaya lang. . .".

"Dalawa o tatlong ulit sa isang linggo?" ang putol ko. . . "Ganoon din si Arnulfo. . . dalawa o tatlong ulit sa isang linggo. . .

Tinawag kong muli si Jose. Tinitigan ko nang matagal ang suot ni Jose. Iyon ang palagi kong nakikitang suot ni Arnulfo.

Hindi ako nakakibo. Wala akong nasabing kahi't ano Ni kay Jose. Ni kay *Miss* Legaspi.

Kinabukasan, pumasok si Arnulfo. Liban si Jose sa klase ni *Miss* Legaspi. Tinitigan ko nang matagal ang suot ni Arnulfo.

May biglang namuo sa aking mga mata. Nakatingin sa akin nang tuwid ang mabibilog na mata sa but..hang mukha ni Arnulfo. Hindi umilag ang mga iyon. Ang aking mga mata ang umilag sa kanya.

Nagsayaw sa aking balintataw ang nagkakasiksikan nang mga bestido sa aking kabinet . . . at sa bagong kabinet na ipinagawa ni *Daddy*. Tumulig sa aking pandinig ang walang katapusan kong "Wala na akong maisusuot" na ipinangungunot ng noo ni *Mommy* at ikinatatawa ni *Daddy*. Sinumbatan ako ng kahungkagang kinainipan ko sa pagtuturo ng *What's your name? ... I take a bath and change my clothes ...* .

*I take a bath and change my clothes ....*

*Diyos ko! Patawarin Mo po ako!*

Nguni't salamat. . . salamat, Diyos ko, sa pagsilang ng kahulugang matagal kong hinanap-hanap sa aking buhay ....

## MGA PAGSASANAY

A. Sa tulong ng mga natutuhan sa mga nakaraang kabanata, gayon din sa kabanatang ito, maghanda ng isang maikling pagsasalaysay, batay sa isa sa mga sumusunod, at isalaysay nang pasalita sa klase:

1. **Isang Masayang Karanasan**
2. **Isang Kawili-wiling Panaginip**
3. **Isang Sakunang Nasaksihan Ko**
4. **Mula sa Isang Babasahin**
5. **Kuwentong Mahirap Nang Makalimutan**

B. Pumili ng isang maikling kathang pampanitikan mula sa aklat o magasin at iulat ito sa inyong kalse.

K. Sumulat ng sarili ninyong

1. **Karaniwang Pagsasalaysay**
2. **Maikling Kathang Pampanitikan**

## Kabanata VIII

## ANG PANG—URI: PANURING SA PANGNGALAN AT PANGHALIP

Ang pang-uri ay bahagi ng panalita na nagbibigay-turing (naglalarawan o nagpapahayag ng dami) sa pangngalan at panghalip. Sapagka't ang wika natin ay mayaman at ang mga Pilipino ay mahilig sa maririkit na pagpapahayag, napakarami rin ang mga pagkakataong nagagamit ang mga pang-uri. Ang maraming panlaping makauri ay nagpaparami sa mga pang-uring nagagamit sa pagsasalita at sa pagsulat.

(1) Ang *magandang* dalaga ay *mahinhin* pa rin.
(2) Siya'y mahirap nguni't *marangal* kaya't kapurihan ng kanyang mga kaanak.
(3) *Lima-lima* nang katulong ang nagsidating nguni't ang napili niya'y ang *pinakamasipag*.
(4) *Mapamihag* ang kanyang ganda kaya't naakit kahi't na ang *hari ng tulog* na binata.
(5) Dapat maging *palaaral*, *masipag* at *matiyaga* ang madla alang-alang sa *52 angaw* na Pilipino sa ating bayan.

A. Mga Pang-uring Naglalarawan

Ang mga pang-uring naglalarawan ay may kaanyuan, kailanan, at kaantasan.

1. *Mga kaanyuan* —
   (1) Payak - binubuo ng salitang-ugat lamang: *bantog*, *dakila*, *payat*, *taal*, *dalisay*
   (2) Maylapi - binubuo ng salitang-ugat at ng panlapi (unlapi, gitlapi, hulapi, kabilaan, laguhan): *mataba*, *binalimbing*, *putlain*, *matulungin*, *pinakabinalantukan*
   (3) Inuulit - binubuo ng pang-uri o bahagi nito na inuulit: *sira-sira*, *maputi-puti*, *maputing-maputi*, *kaganda-gandahan*, *masipag-sipag*
   (4) Tambalan - binubuo ng dalawang salitang pinag-uugnay: *mahinhing-talipandas*, *mayamang-mahirap*, *biglang-yaman*, *magandang-pangit*, *talusira*

2. *Mga kailanan* —
   (1) Isahan - *buo, luntian, sariwa, palaaral*
   (2) Dalawahan - *kapantay, kasimbantog, kakulay, sing-itim*
   (3) Maramihan - *mabibilis, laksa-laksa, sampuan, marurunong*

3. *Mga kaantasan* —
   (1) Lantay - nagsasabi lamang ng katangiang taglay ng pangngalan o panghalip na tinutu-ringan

      Si Ana ay *masipag* na bata.
      *Malaki* ang bahay nila.
      Ang kapatid kong si Ben ay *marunong.*

   (2) Pahambing - kung nagtutulad
      (a) Hambingan ng magkatulad

         *Si Celia ay* kasinsipag ni Ana.
         *Magsinlaki* ang bahay ninyo at ang bahay nila.
         *Magkasindunong* sina Ben at Corazon.

      (b) Hambingan ng di-magtulad
         Pasahol -

         Si Celia ay *di-gasinong* maganda na gaya ni Ana.
         *Maliit* ang bahay namin kaysa sa inyo.
         *Sahol* ang dunong ko kaysa sa iyo.

         Palamang -

         *Higit* na matalino si Celia kaysa kay Ana.
         *Bagong di-palak* ang bahay ninyo kaysa sa kanila.
         *Matangkad* si Ben kaysa kay Corazon.

   (3) Pasukdol - nagsasabi ng kahigtan sa lahat

      Kina Celia, Ana at Flor, si Flor ang *pinaka-mabait.*
      Sa lahat ng mga bahay sa aming pook, ang kina Don Pablo ang *pagkalaki-laki.*
      *Hari* ng dunong siya sa magkakapatid na Santos.

Ilang Paliwanag:

1. *Pasahol* ang ginagamit kung ang sahol o maliit ang inihaham-bing sa higit o malaki.

2. *Palamang* ang ginagamit kung ang higit o malaki ang inihahambing sa sahol o maliit.

3. *Pasukdol* ang ginagamit kung pinakahigit o namumukod ang katangian sa tatlo, higit pa sa tatlo, o sa lahat na.

4. Kung mga tao ang pinaghahambing, *di-gasino* ang ginagamit; kung mga bagay o pangyayari, *di-gaano*

## MGA PAGSASANAY

A. Salungguhitan ang bawa't pang-uri at sabihin ang salitang tinuturingan.

1. Mataas na bundok ang inabot ng prinsipeng matiyaga.
2. Ang mababangis na leon at tigre ay sumalubong sa kanilang mabait na panginoon.
3. Maliwanag na totoo ang buwan kaya sila nagpasyal sa malawak na halamanan.
4. Umalis sila sa bayang magulo at doon sila tumuloy sa maliit na dampa ng matandang magsasaka.
5. Mabilis maglaro ang batikang manlalaro.
6. Nakailag ang batang maliksi, kaya di siya nabagsakan ng ubod laking bato.
7. Mahusay sumagot ang batang matalino, kaya humanga sa kanya ang maraming tao.
8. Limang daang piso raw ang unang gantimpalang ibibigay sa mapalad na binata.
9. Ang pinakamagandang mag-aaral ay aming pipiliin upang magreyna sa malaking pagdiriwang natin.
10. Umiwas kami sa mga taong mayayaman nga nguni't makikitid naman ang isipan.
11. Siva ay lumuwas sa mataong Maynila upang ipagpatuloy ang kanyang pag-aaral.
12. Malaki ang kanilang bahay, malawak ang kanilang mga bukid, nguni't lagi naman silang nalulungkot.

B. Gamiting lantay, pahambing at pasukdol ang bawa't pang-uri.

1. mariwasa
2. dukha
3. balita
4. patay
5. mapait
6. masaklap
7. maralita
8. maligaya
9. mahusay
10. maayos
11. pangit
12. marumi
13. madulas
14. bilog
15. haba
16. parisukat
17. maasim
18. mayabong
19. malilim
20. mahamog

K. Ibigay ang maramihang anyo ng bawa't pang-uri.

D. Basahin ang mga sumusunod na pang-uri. Sabihin ang (1) kaanyuan, (2) kailanan, at (3) kaantasan ng bawa't isa.

| | | | |
|---|---|---|---|
| (1) | kaganda-gandahan | (6) | magsinlusog |
| (2) | matitiyaga | (7) | mabughaw-bughaw |
| (3) | di-gaanong kilala | (8) | mahalumigmig |
| (4) | binalisungsong | (9) | pisik ng tamad |
| (5) | busilak | (10) | punit-punit |

E. Sumulat ng mga sumusunod na pang-uri:

(1) tatlong payak at isahang pang-uri
(2) tatlong maylapi at dalawahang pang-uri
(3) tatlong inuulit at maramihang pang-uri
(4) tatlong tambalang pang-uri
(5) tatlong pang-uring may lantay na kaantasan
(6) tatlong pang-uring may kaantasang hambingan ng magkatulad
(7) tatlong pang-uring may kaantasang hambingang pasahol
(8) tatlong pang-uring may kaantasang hambingang palamang.
(9) tatlong pang-uring may kaantasang pasukdol.

## Mga Pang-uring Nagsasabi ng Dami

Ang mga pang-uring nagsasabi ng dami ay maaaring maging
(1) Tiyak - *anim, walumpu, manalapi, ikasiyam, kalahati*
(2) Di-tiyak – *mga lima, kaunti, marami, ilan, kaigihan*

## Mga Pamilang na Patakaran

1. Mga Pamilang na Patakaran

| | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|
| Salitang-bilang: | *wala,* | *isa,* | *dalawa,* | *tatlo,* | *apat* |
| Tambilang: | *0* | *1* | *2* | *3* | *4* |

2. Mga Pamilang na Panunuran

*una, ikalawa, ikatlo, ikaapat, ikalima*

*una, ika-2 ika-3 ika-4 ika-5*

*una, pangalawa, pangatlo, pang-apat, panlima*

Paliwanag:

1. Ang *ika* at salitang-bilang ay pinagkakabit.
2. Ang *ika* at tambilang ay ginagamitan ng gitling.

3. Ang *ika* ay ginagamit kung sunud-sunod:

*ikalawa*
*ikatlo*
*ikaapat*
atb.

4. Ang *pang* ay ginagamit kung sabay o kahilera:

*ikalawa* *ikatlo* *ikaapat* atb.

3. Mga Pamilang na Pamahagi

| | | | |
|---|---|---|---|
| *kalahati* | *kapulo* | *dalawang-katlo* | *bahagdan* |
| *1/2* | *1/10* | *2/3* | *% o 1/100* |

*manampu, mana-manampu, mang-apat, manga-mang-apat, tig-isa, tigi-tig-isa, tig-iisa, tiglima, tigli-tiglima, tiglilima*

4. Mga Pamilang na Pahalaga

*mamiso, tigpipiso, manalapi o maningkuwenta, mana-manalapi o mani-maningkuwenta*

5. Mga Pamilang na Palansak

*isahan, limahan, sampuan, daan-daan, libu-libo, laksa-laksa*

6. Mga Pamilang na Patakda

*iisa, pipito, isahin, pituhin, iisahin, pipituhin, iisa-isa, pipitu-pito*

7. Mga Pamilang na Pamanahon

*makalawa, kamakalawa, samakalawa, makaapat, kama-kapat, samakapat*

8. Mga Pamilang na Di-tiyak

*mga tatlo, mga lima, mga sampu, mga sandaan, mga sanlibo*

9. Mga Pamilang na Pangmarami

*mga* manalapi, *mga* pipisuhin, *mga* sasampuin, *mga* panlima, *mga* pampito

Paliwanag:

Ang pang-uri ay karaniwang iniuugnay sa salitang tinuturingan sa pamamagitan ng pang-angkop (*na*, *-ng*, at *-g*).

Sa Balarila, *na* ang ginagamit kung ang salitang sinusundan ay nagtatapos sa katinig, maliban sa *n*; *-ng* ang ginagamit kung ang salitang sinusundan ay nagtatapos sa patinig; at *-g* ang ginagamit kung ang salitang sinusundan ay nagtatapos sa *n*.

matangkad *na* babae
maputi*ng* papel
huwarang nayon

Sa Linggwistika o Aghamwika, dalawa lamang ang pang-angkop (*na* at *-ng*). Kung ang salitang aangkupan ay nagtatapos sa *n*, inaalis ang *n* at pinapalitan ng *-ng*.

*bakuran* - *bakura* + *ng* malinis
*halaman* - *halama* + *ng* malago
*luntian* - *luntia* + *ng* damit

## MGA PAGSASANAY

A. Sabihin kung ang mga sumusunod na pang-uri ay (1) tiyak o di-tiyak, (2) pamilang na patakaran, (3) panunuran, (4) pamahagi, (5) pahalaga, (6) palansak, (7) patakda, (8) pamanahon, o (9) pangmarami.

| | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|
| (1) | ikasiyam | (6) | isang libo | (11) | pituhan |
| (2) | mamiso | (7) | kala-kalahati | (12) | iisa-isa |
| (3) | samakalawa | (8) | 100 | (13) | mana-manalapi |
| (4) | mga anim | (9) | mga dadaanin | (14) | kapulo |
| (5) | kaunti | (10) | lalabindalawahin | (15) | pang-anim |

B. Isulat sa tapat ng salitang-bilang ang katumbas na tambilang.

(1) isang daan at pito
(2) walumpu't siyam
(3) isang libo, dalawang daan at labintatlo
(4) limang libo at sampu
(5) dalawang daang libo, limang daan at isa
(6) isang angaw, tatlong daan at tatlong libo, at isa
(7) isang daan at tatlong angaw, pitumpu't pitong libo, siyam na raan at labing-isa
(8) lima at tatlong-kapat

(9) labindalawa at apat na kalima
(10) siyamnapu't walong bahagdan

K. Isulat sa tapat ng tambilang ang katumbas na salitang-bilang.

(1) 890
(2) 1,013
(3) 215,902
(4) 7,701,008
(5) 901,020,340
(6) 260,001,769
(7) 5 8/9
(8) 75 9/10
(9) 100%
(10) 305%

D. Iugnay ang pang-uri sa salitang tinuturingan sa tulong ng wastong pang-angkop (*na*, *-ng*, *-g*). Isulat sa inyong papel.

(1) masipag mag-aaral
(2) maganda palamuti
(3) butihin ina
(4) magalang binata
(5) maamo kordero
(6) tamad katulong
(7) sariwa hangin
(8) maselan ugali
(9) matigas ulo
(10) babae Pilipina
(11) mamamayan marangal
(12) Kapuluan Pilipinas
(13) magiting bayani
(14) sampu piso
(15) gabe maligat

Ang pang-uri ay nagagamit na simuno kung pinangungunahan ng pantukoy na *ang* o *ang mga* sapagka't nagiging pangngalan sa gamit

(1) Ang *maganda* ay nakaaakit.
(2) Ang mga *tamad* ay nangagugutom.
(3) Pinupuri natin ang *masipag*.
(4) Ang *patay* ay dapat igalang.
5) Ang *pinakamayaman* ay siya.

## PAGSASANAY

Gamiting simuno ng pangungusap ang mga pang-uring sumusunod:

(1) matipid
(2) masarap
(3) matalino
(4) mahal
(5) mura
(6) balita
(7) duwag
(8) mataas
(9) buhay
(10) pinakamainam
(11) napakapangit
(12) napakahusay
(13) maayos
(14) bulagsak
(15) magaslaw

## Mga Panlaping Ginagamit sa mga Pang-uri

1. ma-

| | | |
|---|---|---|
| *ma*ganda | *ma*tao | *ma*bundok |
| *ma*bulaklak | *ma*taba | |

2. maka-

| | | |
|---|---|---|
| *maka*tao | *maka*bago | *maka*-Quezon |
| *maka*bayan | *maka*-Rizal | *maka*basag-bungo |
| | | ma*ka*durug-puso |

3. mala-

| | | |
|---|---|---|
| *mala*langit | *mala*sarili | *mala*kanin |
| *mala*sutla | | |

4. mapag-

| | | |
|---|---|---|
| *mapag*libot | *mapag*salita | *mapag*biro |
| *mapag*tamad | *mapag*banal | |

5. mapang-, mapam-, mapan-

| | | |
|---|---|---|
| *mapang*-abala | *mapam*bihag | *mapan*sira |
| *mapang*-inis | (*mapam*ihag) | (*mapan*ira) |
| | *mapam*buno | *mapan*dura |

6. pala-

| | | |
|---|---|---|
| *pala*biro | *pala*tawa | palabihis |
| *pala*dasal | | |

7. pang-, pam-, pan-

| | | |
|---|---|---|
| *pang*-ukit | *pam*pawi | *pan*lakad |
| *pang*hasa | (*pam*awi) | *pan*simba |
| | *pam*pustura | |
| | (*pam*ustura) | |

8. -an, -han

| | | |
|---|---|---|
| bibig*an* | sungay*an* | putik*an* |
| butu*han* | pula*han* | dugu*an* |

9. -in, -hin

| | | |
|---|---|---|
| b*in*alimbing | sipun*in* | pitas*in* |
| s*in*ampalok | sakit*in* | pipisu*hin* |
| s*in*ampaga | sugat*in* | sasampu*in* |
| lanta*hin* | baligtar*in* | silangan*in* |
| | | kanluran*in* |

10. ma-in, ma-hin

*masintahin* *masimbahin* *madumihin*
*mahiyain*

11. pa-in, pa-hin

*palamunin* *pakulahin* *palakihin*
*pahinugin*

## PAGSASANAY

Bumuo ng tatlong pang-uri sa tulong ng bawa't isa sa mga panlapi sa talaan. Pag-ingatang ang mabubuo ay mga pang-uri at hindi mga pangngalan.

## PAGSASANAY MULA SA ISANG BABASAHIN

Piliin ninyo ang mga pang-uri mula sa bahaging ito ng isang maikling katha. Uriin ang bawa't isa pagkatapos.

Ang mga punungkahoy sa burol ay mga tahimik na taliba na susubuk-subok sa anyo ng lalaking bahagi ng gabi. Ang langit na ulila sa liwanag ay nakikiisa sa pusikit na karimlan.

Sandaling tumigil ang lalaki sa paglalakad at umupo sa nakapang nakausling ugat ng isang malaking punungkahoy. Gayong malamig ang gabi'y ginigitian ng pawis ang noo ng lalaki at abut-abot ang kanyang paghinga. Ang mumunting kaluskos ng gabi'y inihahatid na lahat ng malamig na hangin sa kanyang pakinig. Pati marahang langitngit ng mga punong kawayan sa libis ay maiingay na sumbat sa lalaking nakaupo sa nakausling ugat ng punungkahoy.

Sindilim ng hatinggabi ang mga isipang ayaw magpatahimik sa mga damdaming nagsisimula nang kumatok sa kanyang puso.

Mula sa "Pagbabalik" – GEM

Kabanata IX

# ANG PAGLALARAWAN

A. Ang paglalarawan ay isang uri ng pagpapahayag na nagpapakita ng ayos, hugis, anyo, kulay ng isang tao, pook, pangyayari o damdamin sa tulong ng mga piling salita. Ang paglalarawan ay nagpapatingkad sa tauhan o katauhan, sa pook, sa pangyayari at sa damdaming ginagamit sa pagsasalaysay, sa isang maikling katha, halimbawa; nagpapalinaw na lalo sa paglalahad o pagpapaliwanag; at nagpapatibay sa pangangatwiran o pagmamatwid.

B. Mga Pantulong sa Mabisang Paglalarawan

Ang isang maghahanda ng paglalarawan, pasalita man o pasulat, ay dapat pumili ng paksa at pananaw na lalong malapit sa kanyang kaalaman o karanasan. Halimbawa: tao o uri ng katauhang higit niyang kilala; pook na bahagi ng kanyang pang-araw-araw na pamumuhay o yaong nakintal nang gayon na lamang sa kanyang alaala; pangyayaring bahagi ng sariling karanasan; damdaming tuminag nang matindi at malalim.

Dapat na bumuo ng pangunahing larawang pag-iikutan ng mga pantulong na sangkap. Ang huli'y dapat isaayos upang magpalutang sa pangunahing larawan.

Ang mga pang-uring napag-aralan na sa Kabanata VIII, ang mga uri nito, iba't ibang kaantasan, at mga panlaping magpapayaman sa gamit nito, ay makatutulong nang malaki tungo sa mabisang paglalarawan.

K. Karaniwang Paglalarawan

## Ang Pook Kong Sinilangan

Isang malaking karerahan ang matatanaw na agad mula sa malayo. Palaging maraming tao roon lalo na kung araw ng

karera. Kahi't na hindi, makikita ang matitipunong lalaking nagsasanay ng malalaki't magagarang kabayong pangarera.

Sa gawing kanan ng malaking karerahan ay may isang munting daang patungo sa isang tahimik na pook. Doo'y malalaki at matatayog ang mga punungkahoy na may malalabay na sanga. Ang buong paligid ay nalalaganapan ng malamig at nagpapaginhawang lilim ng mga punungkahoy.

Ang munting daan ay nagwawakas sa isang madamo at luntiang looban. Doo'y may tatlong maliliit na bahay na pawid na halos hindi makita sa dami ng malalagong tanim na nangakapaligid.

Sa pinakamunti sa tatlong maliliit na bahay na yaon - doon ako unang kumita ng liwanag.

D. Pampanitikang Paglalarawan

## Pag-uwi

Mataman naming inabangan ang unang palatandaan ng sariling bayan. Sabik na kaming makauwi. Natinag ako sa pagkatanaw sa MIA na binabaan namin ng ika-3:00 ng hapon.

Maliit, mainit, magulo, masikip sa MIA. Lakasan at unahan sa inspiksyon. Nguni't ang pagsasalubungan ay pinamayanihan ng pagkakalapit, pagkakabuklod, at karubduban, na hindi namin nakita sa alin mang paliparan sa buong daigdig.

Nagkabuhul-buhol ang trapik, gaya nang dati. Nagbusinahan nang ubod-ingay, gaya nang dati. Palusutan ng mga sasakyan, murahan ng mga tsuper ng diyip at taksi. Talagang nasa Pilipinas na uli kami, nguni't kataka-taka, hindi nakainis sa amin ang lahat nang iyon.

Sa tagal ng pagkabalam, halos palubog na ang araw nang kami'y makausad. Nagalak kami: ngayo'y makikita na naman namin ang paglalaro ng iba't ibang kulay sa bughaw na tubig ng Look ng Maynila, habang gumuguhit sa aming gunita ang pananaluktok ng Bulkang Mayon na hindi namin nakita ang katulad saan mang bansa, ang marikit na *Maria Cristina Falls* sa Iligan, ang kababalaghang Banaue *Rice Terraces*, ang mapuputing buhanginan ng mga baybay-dagat sa daan-daang pook sa Kapuluan. At tunay nga,

tamang-tama ang aming pagdaraan: namasdan namin ang pinakamagandang paglubog ng araw sa buong daigdig.

Mula sa "Ang Daigdig: Sa
Paningin ng Isang Pilipina" –
GEM

## MGA PAGSASANAY

A. Sa tulong ng mga napag-aralan tungkol sa Pang-uri at sa mga nasa kabanatang ito, maghanda ng isang karaniwang paglalarawan ng isa sa mga sumusunod at iulat nang pasalita:

1. Ang Taong Pinakamalapit sa Aking Puso
2. Isang Katauhang Nagpabago sa Aking Buhay
3. Ang Aming Nayon
4. Ang Aming Pistang-Bayan
5. Isang Damdaming Minsa'y Naghari sa Akin

B. Sumulat ng isang pampanitikang paglalarawan tungkol sa paksang naiibigan sa lahat.

# Kabanata X

## ANG MGA KARANIWANG GINAGAMIT NA PANAGURI: KAGANAPANG PANSIMUNO AT PANDIWA

Sa kabanata IV ay binanggit nang ang pangungusap ay binubuo ng simuno at panaguri. Sa Kabanata VI ay isinaad ang mga bahagi ng panalitang karaniwang ginagamit na simuno. Sa Kabanatang ito ay tatalakayin ang mga karaniwang ginagamit na panaguri ng pangungusap.

Dalawang uri ang panaguri: (1) kaganapang pansimuno, at (2) pandiwa.

### ANG KAGANAPANG PANSIMUNO
*(Subjective Complement)*

Ang kaganapang pansimuno ay maaaring (1) pangngalan, (2) pang-uri, (3) panghalip, (4) pang-abay, (5) pawatas, (6) pariralang pawatas, (7) pariralang pang-ukol, (8) pagsasama ng isang pang-uri (o pang-abay) at pawatas.

1. Ang aking ama ay *guro.*
2. Siya ay *masipag.*
3. Ang nagpaaral sa amin ay *siya.*
4. Ang ina ko ay *naririto.*
5. Ang ibig niya ay *mag-aral.*
6. Ang pinapangarap ko ay *maging pinuno ng hukbo.*
7. Ang sapatos ay *para sa iyo.*
8. Ang kabayo ay *matuling tumakbo.*

Ang bawa't nakalimbag na pahilig sa pangungusap ay kaganapang pansimuno. Ang *ay* sa bawa't pangungusap ay pandiwang pangawing. Ang *ay* ay maaaring mawala sa pangungusap kung ang kaganapang pansimuno ay siyang iuuna.

1. Guro ang aking ama.
2. Masipag siya.
3. Siya ang nagpaaral sa amin.
4. Naririto ang ina ko.

Ang kaganapang pansimuno ng ikawalong pangungusap ay pawatas na may panuring na pang-abay — *matuling tumakbo*, nguni't sa kabuuan ay may tungkuling pagka-pang-uri. Katangian ng wikang Pilipino ang magkaroon ng kaganapang pansimuno na anyong *pawatas na may panuring* na hindi maaaring paghiwalayin.

*Si Ana ay masarap magluto.*
Hindi maaaring maging wasto ang —
*Si Ana ay masarap . . . o . . . Si Ana ay magluto.* Kaya ang *masarap magluto* ay dapat na ipalagay na iisa.

Sa mga pangungusap na may kaganapang pansimuno ang bumubuo ng panaguri ay ang pandiwang pangawing at ang kaganapang pansimuno.

1. *Si Gil ay doktor.*
   *ay* — pandiwang pangawing
   *doktor* — kaganapang pansimuno
   *ay doktor* — panaguri sa pangngalan

2. *Siya ay dalubhasa.*
   *ay* — pandiwang pangawing
   *dalubhasa* — kaganapang pansimuno
   *ay dalubhasa* — panaguri sa pang-uri

## MGA PAGSASANAY

A. Salungguhitan ang kaganapang pansimuno sa bawa't pangungusap.

1. Naroroon pala ang kaibigan mo.
2. Manananggol na nga ang anak ko.
3. Siya ay matalinong talaga.
4. Ang nakita ko ba ay siya?
5. Sino ba ang kasama mo?
6. Ang tatay ko ay manlilimbag.
7. Siya ay mabilis sumulat.
8. Maliksing mag-ayos ng mga kasangkapan ang binata.
9. Si Virgilio ay binata na.
10. Si Lina ay mabuting magsalita.
11. Sila ay wala pa.
12. Ang inanyayahan niya ay kami.
13. Ang utusan ay malinis maglaba.
14. Ano ang nabili mo?
15. Ang nakuha ko ay aklat.
16. Siya nga ba'y kaibigan mo?
17. Dalaga na pala ang kapatid mo.

B. Sabihin kung anong bahagi ng panalita ang bawa't kaganapang pansimuno.

K. Sabihin ang buong panaguri sa bawa't pangungusap.

## PAGSASANAY MULA SA ISANG BABASAHIN

Naririto ang ilang talataan mula sa isang sanaysay. Basahin nang maingat upang makita ang iba't ibang inilarawan ng may-akda. Basahing muli at piliin ang panaguri ng bawa't pangungusap. Sabihin ang buong panaguri, pagkatapos ay ang kaganapang pansimuno.

Ulila ang daigdig at ang unang tanda ng buhay ay hindi pa namamanaag. Ang landas ay isang tulay. Ang pag-iisa ay katahimikan at kalungkutan sa kalakhan ng tulay. Sa dakong iyo'y ang gusali at ang kanyang krus sa ituktok, sa dakong ito'y ang lunti, ang mangisa-ngisang nilikhang nagsisimula na sa maghapong gawain.

Mahaba ang landas na patungo sa gusaling may krus. Ang paglapit, ang pag-akyat, ay katuparan din.

Sa wakas, hayun na ang langit sa kabila ng pintong bukas sa ikaapat na palapag ng gusali. Maya-maya pa, tapos na ang pang-umaga kong dasal, ang dasal na walang kataga, wala sa alin mang aklat.

Samantala, mula sa kalagitnaan ng palapag, ay naroon, sa kanyang ituktok, ang krus. . . ang krus, na madarama ba ng mga makasalanang kamay. . .?

Mula sa "Papalapit Doon" — GEM

## MGA PAGSASANAY NA PASALITA AT PASULAT

A. Maghanda ng maikling pagsasalita tungkol sa isang paksa, na gumagamit ng iba't ibang kaganapang pansimuno.

B. Sumulat muna ng isang burador (rough draft) ng inihanda sa Titik A. Sa ilang pangungusap ay unahin ang mga kaganapang pansimuno, at sa iba nama'y ihuli ang mga ito. Isulat sa malinis at maayos na paraan ang iwinastong burador.

1. Ang salitang nagbibigay-diwa sa isang lipon ng mga salita upang mabuhay, kumilos, gumanap, papangyarihin ang ano mang bagay, ay tinatawag na *pandiwa.*

2. Ang isang kakanyahan ng pandiwa na ikinaiiba nito sa ibang bahagi ng panalita ay ang *pagka-banghayin.* "Ang pagbabanghay ng isang pandiwa sa iba't ibang anyo ay ayon sa kabagayan ng pagkaganap o pangyayari, sa panahong ikinagaganap o ipinangyayari."

3. "Ang kabagayan ng pagkaganap o pangyayari ay tinatawag na *panagano.*" Ang panagano ay may tatlong uri: *pautos, paturol,* at *pasakali.*

4. Ang panahong ikinagaganap o ipinangyayari ng kalagayan o gawaing ipinahahayag ng pandiwa ay tinatawag na *panahunan. May tatlong panahon: pangnagdaan, pangkasalukuyan* at *panghinaharap.*

5. Ang kabuuan ng *panlaping makadiwa* at ng *salitang-ugat* ay tinatawag na *pawatas,* na siyang pinagkakakilanlan ng pandiwa.

| | | |
|---|---|---|
| *maligo* | b*um*ili | sulat*in* |
| *ma*tulog | *um*asa | basa*hin* |
| *mapa*dulas | *mag*sama | *pa*hugas*an* |

6. Ang *panaganong pautos* ay kasing-anyo ng pawatas at ginagamit sa pag-uutos, paghingi, o pagsuyo (pamamanhik, pakikiusap).

*Maligo* ka na.
Kayo'y *matulog* na maaga.
*Bumili* ka nga sa akin.
*Makibili* ka nga ng gamot.

7. Ang *panaganong paturol* ay nagaganap sa tatlong panahon: *pangnagdaan, pangkasalukuyan* at *panghinaharap,* at ginagamit na pansaysay at pantanong.

| | | | |
|---|---|---|---|
| Maligo: | *naligo* ..... | *naliligo* ..... | *maliligo* |
| Sulatin: | *sinulat* ..... | *sinusulat* .... | *susulatin* |
| Sulatan: | *sinulatan* ... | *sinusulatan.* . | *susulatan* |

8. Ang *panaganong pasakali* ay kasing-anyo rin ng paturol. Naiiba lamang dahil sa di-tandisan ang pagkaganap ng sinasabi ng pandiwa, sapagka't pasumala o may pasubali kaya. Ang pagka-

sumalahan o kapasubalian ay ipinahahayag ng isang pang-abay o pangatnig.

Malimit gamitin sa pasakali ang mga pang-abay na *marahil, baka, tila, wari (waring, wari'y)*, atb. at ang mga pangatnig na *kung, kung di* (ibahin sa *kundi*), *sana, disin, pag, kapag, sakali, kung baga sakali*, atb.

> Kami'y lalakad *marahil* bukas *kung* bubuti ang panahon.
> *Kapag* hindi ka nagtigil sa panunukso, ako'y magagalit sa iyo.
> *Kung* nagpaalam ka, *sana*'y hindi ka nakagalitan
> *Tila* maaalis siya sa tanggapan *kapag* dumating si G. Santos.

## MGA PAGSASANAY

A. Sabihin ang panagano ng mga salitang nakalimbag na pahilig.

(1) Si Paterno ay *nakipag-usap* sa amin.
(2) *Makiusap* ka nga sa kanila.
(3) Kung ikaw ay *dumating* kaagad, sana'y nakita mo siya.
(4) *Nag-aaral* sila sa pamantasan.
(5) *Magtanong* ka sa marunong.
(6) Ang anak ay *nagsabi* ng totoo sa kanyang ama.
(7) Ikaw nga ay *tumulong* sa amin.

B Sabihin kung nasa pangnagdaan, pangkasalukuyan o panghinaharap ang bawa't pandiwa.

| | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|
| (1) | nagbibili | (9) | bibilhan | (17) | ginawan |
| (2) | binili | (10) | binibilhan | (18) | iginagawa |
| (3) | bibilhin | (11) | ibinibili | (19) | gumawa |
| (4) | bumili | (12) | nabibili | (20) | gagawa |
| (5) | binilhan | (13) | ibibili | (21) | gagawin |
| (6) | bibili | (14) | nabili | (22) | gumagawa |
| (7) | magbibili | (15) | mabibili | (23) | ginagawan |
| (8) | ibinili | (16) | igagawa | (24) | iginawa |

### Pagbabanghay ng Pandiwa

1. Ang paraan ng pagbabanghay ng mga pandiwa ay naaayon sa kung anong panlapi ang ginagamit sa pawatas ng pandiwa. Ang banghay ay karaniwang nakikita lamang sa mga panaganong paturol at pasakali, at ang banghay sa dalawang panaganong ito ay magkasing-anyo.

2. Ang lahat ng mga pandiwa ay mababahagi sa pitong paraan lamang na may tig-isang kabuuan ng mga tuntunin ng

pagbabanghay sa bawa't panahon. Ang pitong paraan ay ang mga sumusunod:

a. Banghay sa UM — Isang paraan
b. Banghay sa MA-, MAG-, MANG- at mga kalapi — Tatlong paraan,
k. Banghay sa PA-. — Isang paraan
d. Banghay sa IN o NI — Dalawang paraan

**Ang Banghay sa UM**

Mga Bagay na Dapat Munang Malaman:

a. May dalawang kayarian ang pandiwang UM:

(1) Ang may pawatas na ginagamitan ng UM- na unlapi. Ito'y nangyayari kapag ang salitang-ugat ay nagsimula sa patinig.

| | | | |
|---|---|---|---|
| asa ..... | UMasa | ibig ..... | UMibig |
| ubos .... | UMubos | oo ...... | UMoo |

(2) Ang mga pawatas na ginagamitan ng -UM- na gitlapi. Ito'y nangyayari kung ang salitang-ugat ay nagsisimula sa katinig.

| | | | |
|---|---|---|---|
| kain..... | kUMain | basa..... | bUMasa |
| tawa .... | tUMawa | dating ... | dUMating |
| gasta .... | gUMasta | habol.... | hUMabol |
| lapit .... | lUMapit | sira ..... | sUMira |

b. Ang mga salitang -ugat na nagsisimula sa M ay walang pawatas na UM. Ang anyong gamitin sa halip ng UM ay ang MAG-. Nguni't may ilang nagsisimula sa W ang gumagamit ng UM, gaya ng *wumasak*, *wumasiwas*, *wumasto*, *wumika*, *wumagay-way*, *wumili*, *wumilig*, *wumindang*, *wumisik*. Ang mga ibang nagsisimula sa W ay hindi karaniwang ginagamitan ng UM.

k. Kapag ang isang pantig ay inuulit sa banghayan, ang huling katinig ng pantig (kung mayroon) ay hindi kasama sa unang bigkas:

| | | | |
|---|---|---|---|
| sa ........... | sasa | bi ...... | bibi |
| san .......... | sasan | bil ...... | bibil |
| a ............ | aa | u ........ | uu |
| ak .......... | aak | um ...... | uum |

## Mga Tuntunin ng Banghay sa UM

a. *Pangnagdaan:* Kasing-anyo ng pawatas.

b. *Pangkasalukuyan:* Kunin ang unang dalawang pantig ng pawatas at idagdag ang salitang-ugat. (Huwag isasama ang dulong katinig ng ikalawang pantig ng pawatas).

umasa ........ uma-asa, *umaasa*
lumipat ....... lumi-lipat, *lumilipat*
tumakbo ...... tuma-takbo, *tumatakbo*
umikli ........ umi-ikli, *umiikli*

k. *Panghinaharap:* Alisin ang UM at ulitin o dalawahin ang unang pantig ng ugat. (Huwag isasama ang dulong katinig ng ikalawang pantig ng pawatas).

umasa ....... *aasa*
lumipat ...... *lilipat*
tumakbo ..... *tatakbo*
umikli ....... *iikli*

Bumuo ng mga pandiwang UM sa mga sumusunod na salitang-ugat:

| | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|
| (1) | akay | (8) | sakit | (15) | bulong |
| (2) | buhay | (9) | uwi | (16) | gabi |
| (3) | ipit | (10) | este | (17) | araw |
| (4) | ligwak | (11) | dagsa | (18) | dilim |
| (5) | tabang | (12) | subo | (19) | singaw |
| (6) | nguya | (13) | iyak | (20) | bango |
| (7) | kuha | (14) | sigaw | | |

Sa pag-aaral ng pandiwa, makapagbibigay-liwanag na lalo kung tatalakayin ang mga sumusunod: (1) pagbabanghay (dito'y mapag-aaralan na rin ang *pawatas*, *panagano*, at *panahunan* ng pandiwa), (2) kailanan ng pandiwa, (3) tungkulin o uri ng pandiwa at (4) tinig ng pandiwa.

## Unang Banghay sa MA-MAG-MANG

1. Ang lalong karaniwan at gamitin sa mga panlaping magkakabanghay sa ilalim ng tuntunin ng *unang* banghayan sa MA-, MAG-. at MANG- ay ang mga sumusunod:

a. Ma-: mabuhay, matisod
b MA-AN, MA-HAN, MA-NAN: matamaan, maguluhan, matawanan

k. MAG-: mag-aral, magsulat, magtamasa
d. MAG-AN, MAG-HAN, MAG-NAN: mag-aawitan, magluk-suhan, magtawanan
e. MAI-: maikuha, maipasok
g. MAIPA-: maipagawa, maipalinis
h. MAIPAG-: maipagsama, maipagbilin
i. MAIPANG-, MAIPAM-, MAIPAN-: maipanggara, maipa-mili, maipanligaw
l. MAKA-: makasigaw, makarating
m. MAKAPAG-: makapag-aral, makapagbasa
n. MAKAPANG-, MAKAPAM-, MAKAPAN-: makapang-harang, makapamangka, makapanira
ng. MAPA-: mapadulas, mapaliwanag
o. MANG, MAM-, MAN-: mangharang, mambasag, man-dambong
p. MANGA-: Mangasira, mangalanta
r. MANGAG-: mangaglamay, mangagdasal
s. MANGAG-AN, MANGAG-HAN, MANGAG-NAN: mangag-datingan, mangagdaluhan, mangagtawanan

2. Mga tuntunin ng Unang Banghay sa MA-MAG-MANG.

a. *Pangnagdaan:* Gawing N ang M ng pawatas.

| | | |
|---|---|---|
| nabuhay | naikuha | nangasira |
| natamaan | nakasigaw | nangaglamay |
| nag-aral | napadulas | nangagdatingan |

b. *Pangkasalukuyan:* Gawing N ang M ng pawatas at ulitin ang unang pantig ng salitang-ugat.

MANGAGlamay — nangaglalamay
MAbuhay — nabubuhay
MA tamaAN — natatamaan
MAG-aral — nag-aaral
MAIkuha — naikukuha
MAKAsigaw — nakasisigaw
MAPAdulas — napadudulas
MANGAsira — nangasisira

k. *Panghinaharap:* Ulitin ang unang pantig ng salitang-ugat at ikabit sa panlapi.

| | | |
|---|---|---|
| mabubuhay | maikukuha | mangasisira |
| matatamaan | makasisigaw | mangaglalamay |
| mag-aaral | mapadudulas | mangagdaratingan |

## MGA PAGSASANAY

A. Anu-ano ang mga panlaping makadiwa na magkakabanghay sa Unang Banghay ng MA-MAG-MANG?

B. Banghayin ang mga sumusunod na pandiwa:

| | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|
| (1) | mahulog | (6) | magsumbong | (11) | [illegible] |
| (2) | mailabas | (7) | mapaalis | (12) | [illegible] |
| (3) | maipagawa | (8) | maipagbili | (13) | [illegible] |
| (4) | mandukot | (9) | mambato | (14) | [illegible] |
| (5) | marapa | (10) | magpinta | (15) | makapandaya |

## Ikalawang Banghay sa MA-MAG-MANG

Mga panlaping magkakabanghay sa *Ikalawang Banghay ng* MA-, MAG-, at MANG-.

a. MAGKA-: magkagulo, magkapilak
b. MAGKA-AN, MAGKA-HAN: magkatulakan, magkasolohan
k. MAGHI-: maghiwalay, maghiganti
d. MAGHI-HAN: maghingutuhan
e. MAGMA-: magmatapang, magmagaling
g. MAGMAKA-: magmakaamo, magmakaawa
h. MAGPA-: magpagawa, magpatawa
i. MAGPATI-: magpatianod, magpatibuhat
l. MAGSA-: magsa-pagong, magsa-bata
m. MAGSI-: magsitawa, magsialis
n. MAG-UM-, mag-umiyak, magpumilit
ng. MAKA-: makabikig, makasundot
o. MAKAPAG-: makapagsayaw, makapag-aral
p. MAKAPANG-: makapanlait, makapang-api
r. MAKI-: makisama, makibili
s. MAKIPAG-: makipag-usap, makipag-ani
t. MAKIPAG-AN-: makipagluksuhan, makipagsaksakan
u. MAPA-: mapadulas, maparapa
w. MAPAPAG-: mapapag-aral, mapapaglinis

## Mga Tuntunin ng Ikalawang Banghay sa MA-MAG-MANG:

a. *Pangnagdaan:* Gawing N ang M ng pawatas.

| | | |
|---|---|---|
| nagkagulo | nagpagawa | nakisama |
| naghiwalay | nakabikig | napadulas |
| nagmatapang | nakapagsayaw | napapag-aral |

b. *Pangkasalukuyan:* Gawing N ang M ng pawatas at ulitin ang ikalawang pantig ng panlapi.

MAGKAgulo — nagKAKAgulo — nagkakagulo
MAGHIwalay — nagHIHIwalay — naghihiwalay
MAGMAtapang — nagMAMAtapang — nagmamatapang
MAGPAgawa — nagPAPAgawa — nagpapagawa
MAKAbikig — naKAKAbikig — nakakabikig
MAKAPAGsayaw — naKAKApagsayaw — nakakapagsayaw
MAKIsama — naKIKIsama — nakikisama
MAPAPAG-aral — naPAPAPAG-aral — napapapag-aral

k. *Panghinaharap:* Ulitin ang ikalawang pantig ng panlapi at ikabit ang salitang-ugat.

| | | |
|---|---|---|
| magkakagulo | magpapagawa | makikisama |
| maghihiwalay | makakabikig | mapapadulas |
| magmamatapang | makakapagsayaw | mapapapag-aral |

A. Anu-anong mga panlapi ang magkakabanghay sa ilalim ng tuntunin ng Ikalawang Banghay sa MA-MAG-MANG? Anong mga ibang panlapi ang maidaragdag natin?

B. Banghayin ang mga pandiwang ibinigay na halimbawa sa Ikalawang Banghay ng MA-MAG-MANG.

**Ikatlong Banghay sa MA-MAG-MANG**

Mga panlaping magkakabanghay sa Ikatlong Banghay ng MA-MAG-MANG:

a. MAPASA-: mapasa-Bulakan, mapasa-Batangas
b. MANGAGSI-: mangagsisulat, mangagsitakbo
k. MANGAGKA-: mangagkagulo, mangagkahulog
d. MANGAGKA-AN-: mangagkatuwaan, mangagkalipunan
e. MANGAGSIPAG-: mangagsipag-aral, mangagsipagbihis
g. MANGAGSIPAGPA-: mangagsipagpakuha, mangagsipagpabili
h. MANGAGSIPAGPAKA-: mangagsipagpakabait, mangagsipagpakabuti
i. MANGAGSIPAGPATI-: mangagsipagpatibulos, mangagsipagpatianod

a. *Pangnagdaan:* Gawin N ang M ng pawatas.

nangagsisulat, nangagkagulo, nangagsipag-aral, atb.

b. *Pangkasalukuyan:* Gawin N ang M ng pawatas at ulitin ang ikatlong pantig (o lampas pa) ng panlapi.

MANGAGSIsulat — nangagSISIsulat — nangagsisisulat
MANGAGKAgulo — nangagKAKAgulo — nangagkakagulo
MANGAGSIPAG-aral — nangagSISIpag-aral — nangagsisipag-aral
MANGAGSISIPAGPAKAbait — nangagSISIpagpakabait — nangagsisipagpakabait
MANGAKAPAGtapos — nangaKAKApagtapos — nangakakapagtapos
MANGAGSIPAGPATIanod — nangagSISIpagpatianod — nangagsisipagpatianod

k. *Panghinaharap:* Ulitin ang ikatlong pantig ng panlapi.

mangagsisisulat, mangagkakagulo, mangagsisipag-aral, atb.

## MGA PAGSASANAY

A. Anu-anong mga panlapi ang magkakabanghay sa ilalim ng tuntunin ng Ikatlong Banghay ng MA-MAG-MANG? May maidaragdag pa bang panlapi sa ating talaan?

B. Magbigay ng mga halimbawa ng pandiwang mababanghay sa ilalim ng Ikatlong Banghay ng MA-MAG-MANG at banghayin.

## IBA PANG MGA PAGSASANAY

A. Hanapin ang iba-ibang banghay ng mga pandiwang MAKA-. Ano ang kaugnayan ng kahulugan sa paraan ng pagbabanghay? Ano ang kaibahan ng *nakakapag-aral* at *nakapag-aaral*?

B. Gayon din ang gawin sa MAPA-. Ano ang kaibahan ng *mapapadulas* at *mapadudulas*?

### Ang Banghay sa PA-

1. Dadalawang panlapi ang magkabanghay sa PA-.

   a. PA-: pakuha, padala
   b. PASA-: pasabukid, pasa-Amerika

2. Kung susuriing mabuti, ang PA- ay dapat isailalim sa mga tuntunin ng banghay ng MA-MAG-MANG, nguni't dahil sa karaniwang paggamit, ang panlaping MA- ay maipalalagay na panlaping patay sa pawatas ng PA-:

3. Tuntunin sa pagbabanghay:

   a. *Pangnagdaan:* Unlapian ng NA- ang pawatas.

      napakuha napasabukid

   b. *Pangkasalukuyan:* Unlapian ng NA- ang pawatas at ulitin ang pantig na kasunod ng PA-.

      PASAbukid — napasasabukid
      PAkuha — napakukuha

   k. *Panghinaharap:* Ulitin ang pantig na kasunod ng PA-.

      pakukuha pasasabukid

## MGA PAGSASANAY

A. Saliksikin ang iba't ibang uri ng salitang may taglay na unlaping Pa-. Unawaing mabuti kung kailan pangngalan, pang-uri, pang-abay, o pandiwa.

*Halimbawa:*

*Pandiwa:* Hindi ka dapat *padala* sa suyo.
*Pangngalan:* Tinanggap ko ang *padala* mo.
*Pang-uri:* Ang tinapay na *padala* ni Juan ay nakain mo.
*Pang-abay:* Ako'y nahahandang *padala* sa mabuting anyaya.

B. Banghayin ang mga sumusunod at gamitin sa pangungusap pagkatapos.

| | | | |
|---|---|---|---|
| (1) | patala | (6) | pasalabas |
| (2) | pasuyo | (7) | pasaloob |
| (3) | paabot | (8) | pasakusina |
| (4) | paakay | (9) | pasa-Maynila |
| (5) | paalila | (10) | pasalungsod |

K. Magbigay ng sampung pandiwang PA-, banghayin, at gamitin sa mga pangungusap.

D. Maghanap sa mga pahayagan at ibang babasahin ng mga pandiwang kuha sa PA-, at sabihin ang kahulugan.

### Ang Dalawang Banghay sa IN o NI

### Mga Dapat Munang Alamin

a. Tinatawag na pandiwang IN o NI yaong mga pandiwang kung banghayin ay ginagamitan ng IN-IN- o ng NI- o -NI- sa mga panahong pangnagdaan at pangkasalukuyan. Ang IN at NI na binabanggit dito, samakatwid, ay mga panlaping pabanghay at hindi panlaping ukol sa pawatas.

Sulatin: s*IN*ulat, s*IN*usulat
Sulatan: s*IN*ulatan, s*IN*usulatan
Ikuha: ik*IN*uha, ik*IN*ukuha
Pag-aralan: p*IN*ag-aralan, p*IN*ag-aaralan
Ipagawa: ip*IN*agawa, ip*IN*agagawa
Lamanin: *NI*laman, *NI*lalaman
Ihabol: i*NI*habol, i*NI*hahabol

b. Ang lahat ng pandiwang IN o NI na may dulong hulaping -IN, -HIN, o -NIN ay *nawawalan ng hulapi* sa mga panahong pangnagdaan at pangkasalukuyan. Ang hulapi ay ibinabalik sa panghinaharap.

bagyuhin: *binagyo*, *binabagyo*, babagyuhin
tungkulin: *tinungkol*, *tinutungkol*, tutungkulin

k. Ang NI- ay ginagamit sa pagbabanghay ng mga pandiwang IN na ang salitang ugat ay nagsisimula sa L, W. at Y.

lahatin: *ni*lahat, *ni*lalahat, lalahatin
linawin: *ni*linaw, *ni*lilinaw, lilinawin
walatin: *ni*walat, *ni*wawalat, wawalatin
yukuan: *ni*yukuan, *ni*yuyukuan, yuyukuan

d. Ang -NI- ay ipinagbabanghay sa mga pandiwang I- na ang salitang-ugat ay nagsisimula sa *patinig* (a, e, i, o, u), H, L, W, at Y.

ialay: i*ni*alay, i*ni*aalay, iaalay
iindak: i*ni*indak, i*ni*iindak, iiindak
iihaw: i*ni*ihaw, i*ni*iihaw, iiihaw
iukol: i*ni*ukol, i*ni*uukol, iuukol
ihingi: i*ni*hingi, i*ni*hihingi, ihihingi
iwasiwas: i*ni*wasiwas, i*ni*wawasiwas, iwawasiwas
ilayo: i*ni*layo, i*ni*lalayo, ilalayo
iyapak: i*ni*yapak, i*ni*yayapak, iyayapak

e. Ang mga pandiwang IN o NI ay balintiyak sa tinig. Ang mga pandiwang UM, MAG, at MANG ay panay na tahasan o tukuyan. Ang pandiwang MA ay maaaring maging balintiyak o tukuyan, ayon sa kung ang simuno ay siyang gumaganap o hindi gumaganap ng gawain ng pandiwa. Ang mga pandiwang PA- ay balintiyak nguni't ang PASA- ay tahasan.

## Unang Banghay sa IN o NI

1. Mga panlaping magkakabanghay:

   a. -AN, -HAN, -NAN: hatulan, bilhan, tawanan
   b. I-: isulat, ibayad
   k. -IN, -HIN, -NIN: pulutin, guluhin, kilalanin
   d. KA - IN, KA-HIN: katulungin, kasamahin
   e. MA - IN, MA - HIN: masamain, mabutihin
   g. ISA-: isagawa, isa-Pilipino
   h. GA - IN, GA - HIN: ganyanin, ganituhin

2. Tuntunin sa pagbabanghay:

   a. *Pangnagdaan:* Igitlapi lamang ang -IN- sa pagitan ng unang katinig ng pawatas at ng kasamang patinig.

| | | |
|---|---|---|
| hinatulan | isinulat | pinulot |
| kinatulong | minasama | isinagawa |
| | ginanyan | |

b. *Pangkasalukuyan:* Igitlapi ang -IN- o -NI- sa pagitan ng unang katinig ng pawatas at ng kasamang patinig nito saka idagdag ang anyo ng pawatas mula sa pantig na ginitlapian.

hatulAN — hINa-hatulan — hinahatulan
Isulat — isINu-sulat — isinusulat
pulutin — pINu-pulot — pinupulot
(Kinakaltas ang hulaping -IN)
katulungin — kINa-katulong — kinakatulong
masamain — MINamasama — minamasama
isagawa — isINa-sagawa — isinasagawa
ganyanan — gINA-ganyan — ginaganyan

k. *Panghinaharap:* Ulitin ang unang pantig ng pawatas, maliban kung pandiwang I- na ang unang pantig ng ugat ang siyang inuulit.

| | | |
|---|---|---|
| hahatulan | isusulat | pupulutin |
| kakatulungin | mamasamain | isasagawa |
| | gaganyanin | |

## MGA PAGSASANAY

A. Anu-anong mga panlapi ang magkakabanghay sa Unang Banghay ng IN o NI?

B. Banghayin at gamitin sa wastong pangungusap ang ibang pandiwang hindi binanghay sa itaas.

K. Maghanap ng mga pandiwang saklaw ng Unang Banghay ng IN o NI.

### Ikalawang Banghay sa IN o NI

1. Mga panlaping magkakabanghay:

a. KA - AN, KA - HAN: kalimutan, kalugihan
b. IKA-: ikabuti, ikabuhay
k. IPA-: ipagamot, ipabili
d. IPAG-: ipagsama, ipaggawa
e. PA - AN, PA - HAN: patamaan, padalhan
g. PA - IN, PA - HIN: pasigawin, pabasahin
h. PAG - AN, PAG - HAN: pagtananan, pagsindihan
i. PAKA - AN, PAKA - HAN: pakagalingan, pakalabhan
l. PAK - AN, PAKI - HAN: pakitulungan, pakisabihan
m. PAKI - IN, PAKI - HIN: pakidamputin, pakibulihin
n. PANG - AN: panggalingan, pandirihan
ng. PAGSA - AN: pagsaulian, pagsababuyan
o. PAPAG - IN: papag-aralin, papagtrabahuhin

2. Tuntunin sa pagbabanghay:

a. *Pangnagdaan:* Igitlapi lamang ang -IN- sa pagitan ng unang katinig ng pawatas at ng patinig na kasama nito.

| | | |
|---|---|---|
| kinalimutan | ikinabuti | ipinagamot |
| | ipinagsama | |

b. *Pangkasalukuyan:* Igitlapi ang -IN- sa pagitan ng unang katinig ng pawatas at ng kasamang patinig nito, saka ulitin ang kasunod na pantig.

kalimutan — kINa-LILImutan — kinalilimutan
ikabuti — ikINa-BUBUti — ikinabubuti
ipagamot — ipINa-GAGAmot — ipinagagamot
ipagsama — ipINag-SASAma — ipinagsasama

k. *Panghinaharap:* Ulitin ang pantig na kasunod ng pantig na pinagsingitan ng -IN- sa pangkasalukuyan.

| | | |
|---|---|---|
| kalilimutan | ikabubuti | ipagagamot |
| | ipagsasama | |

## MGA PAGSASANAY

A. Anu-anong mga panlapi ang magkakabanghay sa ilalim ng tuntunin ng Ikalawang Banghay sa IN o NI? Anong mga ibang panlapi ang maidaragdag?

B. Banghayin ang mga ibang pandiwang nakatala sa halimbawa.

K. Maghanap sa mga babasahin ng mga pandiwang saklaw ng Ikalawang Banghay sa IN o NI.

### Mga Panlaping Banghayin at Makabanghay

Sa pagbabanghay ay dapat isaalang-alang ang dalawang uri ng mga panlaping makadiwa: (1) ang mga panlaping banghayin, at (2) ang mga panlaping makabanghay.

(1) Mga panlaping banghayin - kung sa pagbabanghay, ang salitang-ugat ay hindi nagbabago; ang panlapi lamang ang nagbabago.

| | | |
|---|---|---|
| Pawatas: | makiusap | sumaiyo |
| Pautos: | makiusap | sumaiyo |
| Paturol | | |
| Pangnagdaan: | nakiusap | sumaiyo |
| Pangkasalukuyan | nakikiusap | sumasaiyo |
| Panghinaharap: | makikiusap | sasaiyo |

Pasakali (gaya rin ng Paturol, pinangungunahan lamang ng *baka*, *marahil*, *kung*, atb.)

Pangnagdaan:
baka, marahil, kung nakiusap. . . . .sumaiyo

Pangkasalukuyan:
baka, marahil, kung nakikiusap . . . sumasaiyo

Panghinaharap:
baka, marahil, kung makikiusap . . sasaiyo

(2) Mga panlaping makabanghay - kung sa pagbabanghay, ang salitang-ugat at ang panlapi ay kapuwa nagbabago

| | | |
|---|---|---|
| Pawatas: | mag-aral | lumikha |
| Pautos: | mag-aral | lumikha |
| Paturol | | |
| Pangnagdaan: | nag-aral | lumikha |
| Pangkasalukuyan: | nag-aaral | lumilikha |
| Panghinaharap: | mag-aaral | lilikha |

Pasakali (gaya rin ng Paturol, pinangungunahan lamang ng *baka*, *marahil*, *kung*, atb).

Pangnagdaan:
baka, marahil, kung nag-aral . . . . .lumikha

Pangkasalukuyan:
baka, marahil, kung nag-aaral . . . .lumilikha

Panghinaharap:
baka, marahil, kung mag-aaral . . .lilikha

## MGA PAGSASANAY

A. Hanapin ang mga panlapi sa mga sumusunod na pandiwa. Sabihin muna ang pawatas. Sabihin pagkatapos kung (1) panlaping banghayin o (2) panlaping makabanghay.

(1) nagsisimba
(2) tumatawa
(3) magsa-pagong
(4) tinalikuran
(5) kalilimutan
(6) sumakabilang-buhay
(7) kinakawayan
(8) tinularan
(9) sumapayapa
(10) susulatan
(11) magigindapat
(12) naglaro
(13) magkakasundo
(14) patawarin
(15) nagkalimutan

B. Banghayin ang mga sumusunod na pandiwa. Sundin ang lahat ng panagano: (1) pawatas, (2) pautos, (3) paturol - pangnagdaan, pangkasalukuyan, panghinaharap, (4) pasakali - pangnagdaan, pangkasalukuyan, panghinaharap.

(1) pumitas
(2) magsanay
(7) magpabili
(8) magpakabuti

| | | | |
|---|---|---|---|
| (3) | magdamayan | (9) | magpatirapa |
| (4) | magtakbuhan | (10) | magsisama |
| (5) | magkatulungan | (11) | makuha |
| (6) | isaisip | (12) | ipagawa |

## Mga Pandiwang Walang Banghay

### A. Ang AY

1. Ang katagang *ay* ay isa sa mga pandiwang walang banghay, at maaaring *pantulong* o *pangawing*.

2. Ipinalalagay na *pandiwang pantulong* ang *ay* kung ang kasunod na salita ay pandiwa rin at siyang pamadya.

   (1) Siya *ay nag-aaral* ng Pilipino.
   (2) Kami *ay humanap* ng katulong.
   (3) Si Dora *ay pumasok* na sa paaralan.
   (4) Ang bata *ay tumulong* sa akin.
   (5) Sila *ay nagtitipon* ng salapi.

Sa mga halimbawang kabibigay pa lamang ay alin-alin ang mga pandiwang pamadya? Ano, samakatwid, ang kagamitan ng *ay* sa bawa't pangungusap?

3. Ipinalalagay na *pandiwang* pangawing (tinatawag na pandiwang pang-angkop sa *Balarila ng Surian*) kung ang kasunod na mahalagang salita ay *kaganapang pansimuno*. Ayon sa napag-aralan natin sa Ingles, ang kaganapang pansimuno ay isang pangngalan, pang-uri, panghalip, pang-abay, pawatas, o pariralang pang-ukol, na nasa panaguri ng isang pandiwang pangawing at bumabanggit sa simuno o kaisa ng simuno.

   (1) Si G. Villa ay *guro*.
   (2) Ang guro ay *masipag*.
   (3) Ang hinahanap daw ay *ikaw*.
   (4) Ang mga aklat ay *naririto*.
   (5) Ang ibig niya ay *mag-aral*.
   (6) Ang lapis ay *para sa bata*.

Sa mga pangungusap na ito ay alin-alin ang kaganapang pansimuno? Ano, samakatwid, ang kagamitan ng *ay*?

4. Tandaan: Sa kabaligtaran ng pangungusap, ang *ay* ay nawawala, maging pandiwang pantulong o pangawing.

   Ako ay dito. Dito ako.
   Si Luis ay nagsisikap. Nagsisikap si Luis.

## PAGSASANAY

Sabihin kung pantulong o pangawing ang *ay* sa bawa't pangungusap.

(1) Ikaw ay masipag, kaya nakatapos ka agad.
(2) Ang mga mag-aaral ay magliliwaliw sa kalapit na lalawigan.
(3) Sila ay mga kaibigan namin.
(4) Sina Elong ay naghahanda ng mga ihahandog sa iyo.
(5) Si Mang Pepe ay isang manunulat.
(6) Ang binata ay tunay na nagsusunog ng kilay.
(7) Ang matandang ina ay nagpapahinga na.
(8) Si Nena ay lubhang mahinhin.
(9) Si Eugenio ay totoong masipag.
(10) Sina Jose ay paroroon sa amin.

### B. Ang MAY at MAYROON

Iisa ang kahulugan ng *may* at *mayroon*, nguni't magkaiba sa gamit.

1. Mga kagamitan ng *may:*

   a. Kung sinusundan ng pangngalan, pang-uri, pang-abay, pandiwa, panghalip na panao sa kaukulang paari, at pantukoy na *mga* (*there is, there are*)

   *May bata sa duyan.*
   *May masipag* ba sa inyo?
   *May naririto* at *may wala* rito.
   *May kumakanta* at *may tumutugtog.*
   *May kanya* siya at *akin ako.*
   *May mga* taong ayaw tumalima sa batas.

   b. Kung kasama at nagiging katambal ng pang-ukol na *sa.* (*somewhere near, in the vicinity of*)

   Nakatira sila sa *may-panulukan.*
   Sa *may*-lungsod ang tungo ko.

2. Mga kagamitan ng *mayroon:*

   a. Sa halip ng *may* kung ang kasunod na salita ay kataga o panghalip na panao sa kaukulang palagyo.

   *Mayroon bang* masipag sa inyo?
   *Mayroon pang* mga wala rito.
   *Mayroon nang* kanya siya.
   *Mayroon ngang* kumakanta sa amin.
   *Mayroon siyang* sinusulat sa aklat.
   *Mayroon kaming* hinihintay na darating.
   *Mayroon akong* sasabihin sa iyo.

b. Kung nag-iisa at panagot sa tanong.

May pera ka pa ba?
*Mayroon.*

k. Kung nangangahulugang "may salapi" o "may kaya" sa buhay.

Ang Pamilya Palanca ay *mayroon* sa aming lalawigan.

3. Ang *may* at *mayroon* ay maaaring (a) may simuno, (b) walang simuno.

a. *May simuno* (kung katumbas ng "to have" sa Ingles):

May anak na babae si *Mang Inggo.*
Mayroon pang mga paninda *si Aling Nena.*
*Ang mga bata* ay may mga bagong laruan.

b. *Walang simuno* (kung katumbas ng "there is" there are" sa Ingles):

May manok sa kulungan.
May bulaklak sa plorera.
Mayroon nang tao sa tanggapan.

4. Sapagka't animo'y pandiwang palipat, ang *may* at *mayroon* ay laging may kasamang *layon* (tuwirang layon), na sa anyo, ay maaaring maging *isang salita, parirala* o *pandiwari.*

a. *Layong salita:*

Si Gil ay may *laruan.*
May bagong *aklat* kami.
Ang dalaga ay may malaking *hardin.*

b. *Layong parirala:*

Ang aklat ay may *tungkol sa relihiyon.*
Ang kahon ay may *para kay Lina.*
Dito ay may *laban sa batas.*

k. *Layong pandiwari:*

Kami ay may *hinihiram.* (. . . may *bagay na hinihiram*).
May *inanyayahan* na sila. (May *taong inanyayahan. . .*).
Si Nena ay may *ginagawa pa.* (. . .may *bagay na ginagawa pa*).

## PAGSASANAY

A. Lagyan ng *may* o *mayroon* ang bawa't puwang.

(1) Sila ay ........................ ibig sabihin sa iyo.
(2) Tila kami ay ........................ patutunguhan.
(3) ........................ na palang bahay si Juan.
(4) Siya ang ............................ sa ating bayan.
(5) ........................ siyang nais ipabatid sa iyo.
(6) Hindi ba ............................ sinabi siya sa iyo?
(7) Sino sa inyo ang ............................ maipahihiram na aklat?
(8) Ang ................................ ay dapat magbigay.
(9) ........................ daw siyang ginagawang laruan para sa iyo.
(10) Sino kaya ang .......................... ng aklat na hinahanap ko?
(11) Ang mga bata ay .................... inihahandang handog para sa kanilang ina.
(12) ........................ mga taong ayaw na mapupuri.

B. Sabihin kung kai-kailan dapat gamitin ang *may;* ang *mayroon.*

## KAILANAN NG MGA PANDIWA

Ang pandiwa ay may dalawang kailanan: (1) isahan, at (2) maramihan.

| | | | | |
|---|---|---|---|---|
| Isahan: | tumakbo | nag-aral | isaisip | paumanhinan |
| Maramihan: | nagsitakbo | nangag-aral | ipagsasaisip | pagpapaumanhinan |

Ang isahang simuno ay nangangailangan ng isahang pandiwa. Ang maramihang simuno ay maaaring gamitan ng maramihang pandiwa o ng isahang pandiwa.

Ang mga bata ay *tumakbo.*
Ang mga bata ay *nagsitakbo.*

Kung sunud-sunod ang maramihang pandiwang gagamitin sa isang pangungusap, lalong mabuti kung gagamit ng iba't ibang panlapi, kaysa sa isa lamang.

Sa halip na:

Ang maraming tao ay *nangagsiksikan, nangagtulakan,* at *nangagsigawan.*

Lalong mabuti:

Ang maraming tao ay *nagsiksikan, nagsipagtulakan* at *nangagsigawan.*

May mga pandiwang maaaring banghayin sa *um* at *mag* at ang ganito'y nagpapabago sa kahulugan ng pandiwa.

| *Salitang-ugat* | | *Um-* | | *Mag-* |
|---|---|---|---|---|
| kain | - | kumain | - | magkain |
| lakad | - | lumakad | - | maglakad |

| | | | | |
|---|---|---|---|---|
| sayaw | - | sumayaw | - | magsayaw |
| basa | - | bumasa | - | magbasa |
| kuha | - | kumuha | - | magkuha |

Sa mga sumusunod na pangungusap, malalaman ninyo ang pagkakaiba ng kahulugan ng mga pandiwang banghay sa *um-* at ng sa *mag-*:

1. *Kumain* ka ng manggang ito.
   Huwag kang *magkain* ng mangga at baka masira ang tiyan mo.
2. *Lumakad* ka na ngayong umaga.
   *Maglakad* ka araw-araw hanggang makakita ka ng trabaho.
3. *Sumayaw* siya ng pandanggo sa piging kagabi.
   *Nagsayaw* siya magdamag kaya pagod pa hangga ngayon.
4. Nais mo bang *bumasa* ng kuwentong ito?
   *Nagbasa* siya sa mga aklatan kaya maraming nasaliksik.
5. Maaari ka raw *kumuha* ng isang mangga lamang sa puno nila.
   Ayaw nilang *magkuha* ka ng mga bungangkahoy sa kanilang bakuran.

## PAGSASANAY

Sa tulong ng iba't ibang panlaping pangmarami, bumuo ng mga pandiwang maramihan sa bawa't isa sa sumusunod. Gamitin pagkatapos sa mga pangungusap.

| | | | |
|---|---|---|---|
| (1) | itago | (9) | magtawa |
| (2) | ikatiwalag | (10) | magpatihulog |
| (3) | ibigin | (11) | pakitingnan |
| (4) | ipakiabot | (12) | patakbuhin |
| (5) | isaayos | (13) | papag-aralin |
| (6) | kagalitan | (14) | malaman |
| (7) | palagyan | (15) | makisama |
| (8) | lumingon | | |

### Mga Uri (Tungkulin) ng Pandiwa

1. *Mga Pandiwang Katawanin*

Ang mga pandiwang ito ay buo sa ganang sarili. Ang pandiwa ay katawanin kung hindi nangangailangan ng kaganapan o layon upang mabuo ang gawaing ipinahahayag ng pandiwa. Ang pag-ganap ay ginagawa o nangyayari sa simuno.

a. May pandiwang katawaning nagpapahayag ng gawain lamang, o pangyayari lamang.

   Si Juan ay nag-aaral.
   Nagsusulat ako.

Umuulan.
Magdadapit-hapon noon.

b. May mga pandiwang kaya katawanin ay dahil sa kasama na sa loob ng pandiwa ang pinakalayon.

*Nag-awto kami.* (Gumamit kami ng awto. Sumakay kami sa awto.)
*Nagsisigarilyo* si Juan. (Humihitit ng sigarilyo. . .)

k. Ang mga pandiwang palikas na karaniwang gamiting walang simuno ay mga katawanin din.

*Kumukulimlim* na.
*Lumindol* kamakalawa.
*Bumagyo* sa Bagyo.
Laging *humahangin* nang malakas sa bundok.
Maraming natatakot kapag *kumukulog.*

Mga ibang palikas: *Umambon, gumabi, umaraw, kumidlat, sumigwa, bumaha, umunos, atb.*

2. *Mga Pandiwang Palipat*

Ang mga pandiwang palipat ay hindi buo kung nag-iisa. Upang mabuo ay kailangang samahan ng kaganapan (tuwirang layon) na siyang tumatanggap ng gawaing ipinahahayag ng pandiwa. Ang layon ng pandiwang palipat ay laging pariralang pang-ukol na pinangungunahan ng *ng, sa* o *kay*, at ng mga anyong maramihan ng mga pang-ukol na ito.

Siya ay *sumulat ng isang kuwento.*
*Tumulong kay Gil* ang mga kaibigan niya.
Ang taong *humahanap sa batang* naligaw ay si Jose.
*Namitas* kami *ng mga bulaklak* sa hardin.
*Namanhik sa kanyang ama* ang anak na nakagalitan.
Sino raw ang *tumawag kay* Luis kahapon?

PANSININ: Maaaring ang *intransitive* sa Ingles ay lumabas na palipat o *transitive* sa Pilipino.

3. *Ang Pandiwang Pangawing*

Dalawa ang karaniwang ipinalalagay na *pangawing* (linking) sa mga pandiwa: ang anyong *ay* na walang banghay at ang anyong *maging* na kung banghayin ay *naging, nagiging, magiging.* Ang dalawang ito ay pangawing dahil sa ang pinakapanaguri ay may kaganapang pansimuno.

Siya'y *magiging sundalo* kapag nagkadigma uli.
Tayo *ay may mga manggagawa* sa pabrika ng damit.

## MGA PAGSASANAY

A. Sabihin kung ang pandiwa sa pangungusap ay palipat o katawanin.

(1) Si Mang Inggo ay nag-alaga ng maraming manok.
(2) Naglakbay siya sa malayong bayan.
(3) Magbayo tayo ng maraming palay.
(4) Magbabakasyon daw sila sa lalawigan.
(5) Naghihintay ang mga mag-aaral sa may-tarangkahan.
(6) Sa tabi ng ilog siya magtatayo ng bahay.
(7) Dapat tayong manalangin sa Maykapal araw-araw.
(8) Sina Jose ay naniniwala sa iyo.
(9) Umaalis siya tuwing umaga.
(10) Lumilipad nang matayog ang saranggola.
(11) Ang mga kapatid mo'y dumating kagabi.
(12) Sumungkit ako ng isang bunga ng mangga.
(13) Nagtanong sila sa pulis na nakatayo sa panulukan ng daan.
(14) Tayo'y nagsabi naman sa Tatay.
(15) Ang bata ay umalis kangina.
(16) Sumigaw nang malakas ang batang natakot.
(17) Gumawa kami ng paraan para matulungan ka.
(18) Sila'y nagdala ng maraming baon para huwag magutom.
(19) Tumatawa na ang sanggol.
(20) Ikaw ay tumao sa ating bahay.
(21) Dumadalaw kami sa kanya tuwing Linggo ng hapon.
(22) Liliham ako sa aking kaibigang nasa-lalawigan.
(23) Ako'y naglalakad nang malayo araw-araw.
(24) Umulan at humangin kahapon.

B. Sabihin ang tuwirang layon ng pandiwang palipat sa bawa't pangungusap:

(1) Kami'y tumutulong sa aming magulang.
(2) Si Maria ay nagluto ng pagkain para sa atin.
(3) Tumawag sila ng mga taong gagawa ng bahay.
(4) Ang mga bata ay nagsipaglaro sa bukid.
(5) Nagtatanim ng palay sa bukid ang masipag na magsasaka.
(6) Siya at ako'y humihingi sa iyo ng paumanhin.
(7) Kami'y tutuloy sa lalawigan.
(8) Ang matanda ay nangaso sa kagubatan.
(9) Maghahandog kami ng isang tula sa aming guro.
(10). Nagbalangkas kami ng isang palatuntunan para sa mga ina.

K. Gamitin sa pangungusap ang bawa't pandiwang sumusunod. Sabihin kung palipat o katawanin ang pagkakagamit.

| | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|
| (1) | bumangon | (5) | tumakbo | (9) | lumakad |
| (2) | nagbangon | (6) | nagtatakbo | (10) | naglakad |
| (3) | tumuloy | (7) | umasa | (11) | tumayo |
| (4) | nagtuloy | (8) | mag-aasa | (12) | nagtayo |

(13) umakay
(14) nag-akay
(15) humapon
(16) naghapon
(17) sumama
(18) nagsama
(19) bumuwal
(20) nagbuwal

D. Sabihin ang pagkakaiba ng kahulugan ng bawa't magkasamang salita.

(1) bumili, nagbili
(2) umuwi, mag-uwi
(3) lumagay, maglagay
(4) dumating, magdating
(5) sumakay, magsakay
(6) umalis, mag-alis
(7) tumira, magtira
(8) umurong, mag-urong
(9) umupo, mag-upo
(10) humalili, maghalili

E. Ang mga sumusunod ay talaan ng mga pandiwang UM. Sabihin kung palipat o katawanin ang bawa't isa. Pumili ng labinlima at gamitin sa pangungusap.

(1) umabot
(2) umisip
(3) umakay
(4) umakit
(5) umagap
(6) umagaw
(7) umalis
(8) umapi
(9) umasim
(10) umaso
(11) bumaba
(12) bumagyo
(13) bumahing
(14) bumalak
(15) bumaligtad
(16) bumantay
(17) bumangon
(18) bumalik
(19) bumasa
(20) bumati
(21) bumigkas
(22) bumili
(23) bumoto
(24) bumukad
(25) bumula
(26) kumabit
(27) kumabkab
(28) kumakak
(29) kumilala
(30) kumalansing
(31) kumalat
(32) kumamay
(33) kumapit
(34) kumatha
(35) kumausap
(36) kumaway
(37) kumibo
(38) kumidlat
(39) kumilos
(40) kumita
(41) kumubli
(42) kumupas
(43) kumurap
(44) dumakila
(45) dumakip
(46) dumalangin
(47) dumalaw
(48) dumalo
(49) dumami
(50) dumilim
(51) dumipa
(52) dumugo
(53) dumungaw
(54) dumunong
(55) gumabi
(56) gumalang
(57) gumaling
(58) gumambala
(59) gumamot
(60) gumanda
(61) gumanti
(62) gumasta
(63) gumawa
(64) gumayak
(65) gumiling
(66) gumuhit
(67) gumulat
(68) gumulong
(69) gumunita
(70) gumupit
(71) gumusot
(72) humaba
(73) humabi
(74) humabol
(75) humadlang
(76) humangin
(77) humalakhak
(78) humalik
(79) humalili
(80) humalimuyak
(81) humalina
(82) humamak
(83) humamon
(84) humanap
(85) humanda
(86) humanga
(87) humarang
(88) humila
(89) humilera
(90) humiling
(91) huminto
(92) huminga
(93) humingal
(94) humingi
(95) humiram
(96) humiwalay

(97) humiya
(98) humukay
(99) humukom
(100) humula
(101) humuli
(102) umibig
(103) umikli
(104) umilag
(105) umiling
(106) uminog
(107) uminom
(108) umiyak
(109) lumaban
(110) lumabas
(111) lumabo
(112) lumakad
(113) lumakas
(114) lumaki
(115) lumagda
(116) lumala
(117) lumalim
(118) lumapad
(119) lumapat
(120) lumapit
(121) lumayag
(122) lumayo
(123) lumiban
(124) lumigid
(125) lumihis
(126) lumimot
(127) luminaw
(128) lumingon
(129) lumipad
(130) lumiwanag
(131) lumubha
(132) lumubog
(133) lumukso
(134) lumuha
(135) lumura
(136) lumusaw
(137) lumusob
(138) lumusong
(139) lumutong
(140) lumuwang
(141) ngumatngat
(142) ngumibit
(143) ngumiti
(144) ngumuya
(145) umoo
(146) pumait
(147) pumalo
(148) pumanaog
(149) pumanhik
(150) pumansin
(151) pumasok
(152) pumatay
(153) pumayag
(154) pumili
(155) pumilit
(156) pumintas
(157) pumitas
(158) pumulot
(159) pumuna
(160) pumuri
(161) pumunit
(162) pumutol
(163) sumakay
(164) sumakit
(165) sumaksi
(166) sumagana
(167) sumagot
(168) sumalakay
(169) sumali
(170) sumalo
(171) sumalisi
(172) sumalok
(173) sumalubong
(174) sumama
(175) sumiping
(176) sumapi
(177) sumarap
(178) sumawa
(179) sumaya
(180) sumayaw
(181) sumibak
(182) sumibol
(183) sumikat
(184) sumigla
(185) sumimba
(186) suminta
(187) sumingaw
(188) sumipi
(189) sumira
(190) sumubo
(191) sumuko
(192) sumulat
(193) sumulyap
(194) sumumpa
(195) sumunod
(196) sumuri
(197) sumuway
(198) tumaba
(199) tumabi
(200) tumakbo
(201) tumaga
(202) tumaghoy
(203) tumagos
(204) tumahan
(205) tumahi
(206) tumalaga
(207) tumalbog
(208) tumalikod
(209) tumama
(210) tumanan
(211) tumanda
(212) tumango
(213) tumangkilik
(214) tumawag
(215) tumayo
(216) tumikim
(217) tumigas
(218) tumigil
(219) tumuka
(220) tumuklas
(221) tumuktok
(222) tumugtog
(223) tumulad
(224) tumunog
(225) tumutol
(226) tumuya
(227) umubos
(228) umulit
(229) umulok
(230) umuna
(231) umupa
(232) umupo
(233) umuri
(234) umurong
(235) umusig
(236) umiwas
(237) umutang
(238) umuyam
(239) wumagayway
(240) yumaman
(241) yumanig
(242) yumari
(243) yumuko
(244) yumumi
(245) yumurak

**Ang Tinig ng mga Pandiwa**

May dalawang *tinig* ang pandiwa: *tukuyan* o *tahasan*, at *balintiyak.*

1. Tukuyan o tahasan ang pandiwa kung ang simuno nito ay siyang gumaganap ng gawaing ipinahahayag ng pandiwa.

Ang bata ay lumalakad na. (Sino ang lumalakad?)
Si Maria ay nag-aaral ng liksiyon. (Sino ang nag-aaral?)
Ang mga mag-aaral ay gumagawa ng aklat-aklatan. (Sino ang gumagawa?)
Kumuha ng lapis ang inutusan mo. (Sino ang kumuha ng lapis?)
Ang masipag na ina ay nagluluto ng kanilang pagkain. (Sino ang nagluluto?)
Si Paterno ay nanghuli ng isda sa sapa. (Sino ang nanghuli?)

a. Ang mga pandiwang UM, MAG-, at MANG- at mga kalapi ay laging nasa tinig na tahasan.

Ang mabait na ina ay namili ng pagkain sa palengke.
Nagbibili ng damit ang masipag na dalaga.
Humuli siya ng manok para sa atin.

Sa mga halimbawang ito ang mga simuno ay siyang gumaganap ng gawain ng pandiwa. Alin-alin ang mga simuno? Alin-alin ang mga pandiwa?

b. Ang mga pandiwang MAKA- at MAKI - ay may tinig na tahasan din.

Ang bata ay nakapulot ng panyo.
Ako ay nakabili ng damit.
Nakahuli siya ng malaking isda.
Kami ay nakiusap sa kanila.
Ang ama ay nakibili sa akin ng bigas at ulam.
Ang binata ay nakiraan sa aming bakuran.

Sa bawa't pangungusap sa mga halimbawa ng MAKA- at MAKI- ay alin-alin ang tagaganap ng gawain ng pandiwa?

k. Ang mga pandiwang katawanin ay dapat ipalagay na pawang nasa tinig na tahasan.

Ang ama ay nagtatrabaho at ang anak ay naglalaro.

d. Ang lahat ng pandiwang palipat na gumagamit ng mga panlaping UM, MA-, MAG-, at MANG- ay pawang nasa tinig na tahasan.

Ang bata ay bumili ng trumpo.
Ang Diyos ay natutuwa sa mabait at marangal.

Magdasal ka ng isang *Ama Namin* at isang *Aba Ginoong Maria.*

Sina Bebeng ay manghihiram daw ng aklat sa aklatan.

2. Ang lalong madaling pagkakilanlan ng pagka-balintiyak ng isang pandiwa ay ang kalagayang ang simuno ay *hindi* tagaganap ng gawaing ipinahahayag ng pandiwa. Dalawang kalagayan ang taliwas dito: (a. Kung ang pandiwa ay pangawing, at (b. kung ang pandiwa ay pasarili (*reflexive*).

| | |
|---|---|
| Pangawing: | Si Bb. Santos *ay* guro sa Legarda.<br>Ako man ay *magiging* guro rin sa Legarda. |
| Pasarili: | Ang pinsan ko ay *nahulog* sa iksamen.<br>*Naparapa* si Luis sa tabi ng ilog. |

Gayon man, kung nais na lalong maunawaan ang pagiging balintiyak ng pandiwang Tagalog, ay mabuting tingnan natin ang ilan sa mga lalong karaniwang kagamitan ng tinig na balintiyak ng pandiwa. (Dapat lamang alalahanin na hindi lahat ng balintiyak sa Tagalog ay maaaring isalin sa balintiyak din sa Ingles).

a. *Balintiyak sa tuwirang layon. (Direct object passive.)* Ang balintiyak sa tuwirang layon ay gumagamit ng simunong kung ang pandiwa ay tahasan ay siyang tuwirang layon.

Ang *sapatos ay binili* ni Juan.
(Si Juan ay *bumili ng sapatos*).

Ang *bahay ay ipinagbili* ng aking ama.
(Ang aking ama ay *nagbili ng bahay*).

b. *Balintiyak sa di-tuwirang layon. (Indirect object passive).* Ang balintiyak sa di-tuwirang layon ay gumagamit ng simunong kung ang pandiwa ay tahasan ay siyang di-tuwirang layon.

Si *Luisa ay ibinili* ng bestido ng kanyang ama.
(*Bumili para kay Luisa* ng bestido ang kanyang ama).

k. *Balintiyak sa ganapan. (Locative passive).* Kung ang ganapan sa tahasan ay ginagamit na simuno, ang pandiwa ay balintiyak sa ganapan.

Huwag mong *pagpukpukan* ng pili ang *mesa.*
(Huwag kang *magpukpok* ng pili *sa mesa.*)

Ang *gatas ay binantuan* ni Pinang ng tubig.
(*Nagbanto* ng tubig si Pinang *sa gatas.*)

d. *Balintiyak sa sanhi. (Causative passive).* Sa balintiyak sa sanhi, ang pinaka-simuno ng pandiwa ay ang sanhi o dahilan ng pagganap ng gawaing ipinahahayag ng pandiwa.

(1) i-. Ang *pagmimina* ay *iniyaman* ng maraming tao.
(2) ika-. *Ikinabuti* ko agad ang *gamot* ni Dr. Castro.
(3) ikapa-. Ang *kasakiman* ay *ikapapahamak* ng tao.
(4) ikapag-. Ang *kaapihan* ng mahirap ay siyang *ikinapag-aral* ng abugasiya ni Carlos.
(5) ikapagpa-. Ang malaki kong *pangangailangan* ay *ikinapag-pahiram* ng kuwarta ng aking ina.
(6) ikapang-. Ang *pagmamahal* niya sa mabuting kandidato ay *ikinapanghingi* niya ng boto ng mga kakilala.

e. *Balintiyak sa pagpapaganap. (Elective passive).* Sa balintiyak sa pagpapaganap, ang pinaka-simuno ay ang bagay na ipinagagawa o pinaggagawan ng ano man, o kaya'y ang taong pinagaganap o pinagpapaganapan ng gawaing ipinahahayag ng pandiwa.

(1) ipa-. Ang *kusina* ay *ipinalinis* kahapon.
(2) pa. .an-. Ang *"bull's eye"* ay pinatatamaan niya.
(3) pa. .in-. *Pasisigawin* daw tayo ng "Mabuhay!"
(4) papag. .in-. Tila *papapaglamayin* mo na naman ang *mang-gagawa.*

g. *Balintiyak sa pananangkapan. (Instrumentative passive).* Ang pinaka-simuno ng pandiwang balintiyak sa pananangkapan ay ang bagay o taong kinakasangkapan.

(1) i-. Ang *dulos* ay *idinukal* niya sa lupa.
(2) -in. Ang *kumot* ko'y *babaruin* daw ng bata.
(3) ipag-. Ang *kutsilyo* namin ay *ipinag-asarol* ng batang walang isip.
(4) ipang-. *Ipinanggara* na pala agad ni Ana ang kanyang *bestidong* pamasko.

h. *Balintiyak sa pakiusap. (Requestive passive).* Ang pinaka-simuno ng pandiwang balintiyak sa pakiusap ay ang taong pinamamanhikan o ang bagay na ipinamamanhik na pagganapan o ganapin ayon sa gawaing ipinahahayag ng pandiwa.

(1) paki-. *Pakiabutin* mo nga iyon.
(2) ipaki-. Ang *aklat* ay *ipinakiabot* ko sa bata.
(3) ipakipa-. *Ipinakipadala* ko sa kanya ang liham.

3. Upang maragdagan pa ang ating kaalaman tungkol sa mga balintiyak ay pag-aralan natin ang sumusunod na tumbasan ng mga balintiyak at tahasan.

| | | |
|---|---|---|
| 1. | UM- at UM- . . . . . | -IN, I-, -AN. |
| 2. | MAG- . . . . . . . . | PAG-AN, PAG-IN, PAPAG, IN, IPAG-, IKA-, IKAPAG-. |
| 3. | MAG PA- . . . . . . | PA-, IN, PA-AN, PAGPA-AN, IPA IPAGPA-. |
| 4. | MAGING- . . . . . . | PAGING-AN, PAGING-IN, IPAGING-, IKAPAGING-. |
| 5. | MAKA- . . . . . . . | MA-, MA-AN, MAI-. |
| 6. | MAKI- . . . . . . . . | PAKI-AN, PAKI-IN, PAGPAKI-AN. |
| 7. | MAKA- . . . . . . . | PAGKA-AN, PAGKA-IN, IPAGKA-. |
| 8. | MAGKANG- . . . | PAGKANG-AN, PAGKANG-IN, IPAG-KANG, PAGHI-IN, PAGHI-AN. |
| 9. | MAGHI . . . . . . . | PAPAGHI-IN, IPAGHI-, IKAPAGHI-. |
| 10. | MAGPAKA- . . . | IKAPAGPAKA-, PAGPAKA-AN. |

Halimbawa:

| | | |
|---|---|---|
| 1. | Sumulat . . . . . | sulatin, isulat, sulatan |
| 2. | Mag-aral . . . . . | pag-aralan, pag-aralin, papag-aralin |
| 3. | Magpagawa . . . | pagawin, pagawan, pagpagawan, ipagawa, ipagpagawa |
| 4. | Magindapat . . . | pagindapatan, pagindapatin, ipagindapat, ikapagindapat |
| 5. | Makakuha . . . . | makuha, makunan, maikuha |
| 6. | Makidala . . . . . | pakidalhan, pakidalhin, pagpakidalhan |
| 7. | Magkagusto . . . | pagkagustuhan, pagkagustuhin |
| 8. | Magkandarapa . | ipagkandarapa, pagkandarapaan, pagkan-darapain |
| 9. | Maghinala . . . . | paghinalaan, papaghinalain, ipaghinala, ikapaghinala |
| 10. | Magpakalubog. . | ikapagpalubog, pagpakalubugan |

Sa Linggwistika o Aghamwika, ang mga pandiwa ay inuuri ayon sa diin o tuon nito; ang panlapi ng pandiwa ay nagpapakita kung alin sa mga kaganapan ang binibigyan ng tuon na tinatawag na pokus (galing sa Ingles na *focus*).

Mga uri ng pokus:

1. tagaganap o aktor (katumbas ng tinig-tukuyan o tahasan sa Balarila)

   Ang ama ay *bumili* ng pansit. (banghay sa *um-*)

2. di-tagaganap o di-aktor (katumbas ng tinig-balintiyak sa Balarila)

   a. tagatanggap ng kilos o tuwirang-layon
   b. ganapan o pook na pinangyayarihan

k. pangganap o kagamitan sa pagganap
d. kalaanan o pinatutungkulan ng kilos
e. kadahilanan

a. Ang pansit ay *binili* ng ama (*bilhin*, banghay sa *-hin*)
b. Pansiteriya ang *binilhan* ng ama. (*bilhan*, banghay sa *han*)
k. Limang piso ang *ipinambili* ng ama. (*ipambili*, banghay sa *ipam-*)
d. Pamilya niya ang *ibinili* ng pansit. (*ibili*, banghay sa i-)
e. Kahilingan ng pamilya ang *ikinabili* ng pansit. (*ikabili*, banghay sa *ika-*)

## MGA PAGSASANAY

A. Tumbasan ng mga tinig na balintiyak ang mga sumusunod na pandiwang tahasan:

(1) bumalik
(2) magbalik
(3) magpabalik
(4) makabalik
(5) magsalita
(6) sumalita
(7) umisip
(8) mag-isip
(9) magkaisip
(10) makaisip
(11) tumanan
(12) magtanan
(13) makatanan
(14) pumanhik
(15) magpanhik
(16) makapanhik
(17) magpapanhik
(18) makiraan
(19) makabuti
(20) magpakabuti

B. Sumipi ng isang talataan sa alin mang magasin o pahayagan at kunan ng talaan ng mga pandiwang ginamit. Sabihin kung ang mga pandiwa ay tahasan o balintiyak. Kung tahasan, tumbasan ng balintiyak. Kung balintiyak tumbasan ng tahasan.

### Ang Balintiyak sa MA-

Ang mga pandiwang MA- ay maaaring tahasan o balintiyak. Kung tahasan, ang pandiwang ito ay karaniwang pasarili o katawanin. Ang tanging paraan upang malaman agad kung balintiyak ang pandiwang MA- ay tingnan ang simuno. Kung ang simuno ay *hindi* gumaganap, ang pandiwa ay balintiyak. Nguni't kung ang pandiwa ay walang tagaganap at ang kilos ay nangyayari sa simuno nang di-kusang ginaganap nito, ang pandiwa ay pasarili at katawanin, samakatwid, ay tahasan.

Ang bata ay *naligo*. (tahasan)
*Naupo* ang guro sa silya. (tahasan)
Ang mga papel ay *maaaksaya* kung ganiyan ang iyong paggawa. (pasarili, katawanin, tahasan)

Ang mga tao ay *naakit* ng kanyang gintong dila. (balintiyak, may tagaganap)

*Nasapit* ko rin sa wakas ang tagumpay. (balintiyak)
Hindi ko *maubos-maisip* ang sinabi mo. (balintiyak)

## MGA PAGSASANAY

A. Gamitin sa pangungusap ang labinlima sa mga sumusunod na pandiwang MA-, at sabihin kung (a) tahasan, (b) pasarili at katawanin, samakatwid, ay tahasan, o (k) balintiyak ang pagkakagamit.

| | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|
| (1) | maaba | (38) | mabulok | (75) | mahabag |
| (2) | maabala | (39) | mabutas | (76) | mahabol |
| (3) | maabot | (40) | mabuwal | (77) | mahaka |
| (4) | maakala | (41) | mabuyo | (78) | mahagip |
| (5) | maakyat | (42) | makabisa | (79) | mahalal |
| (6) | maagad | (43) | makilala | (80) | mahalata |
| (7) | maagaw | (44) | makalag | (81) | mahalo |
| (8) | maalsa | (45) | makalog | (82) | mahampas |
| (9) | maamin | (46) | makamit | (83) | mahapo |
| (10) | maani | (47) | magapos | (84) | mahasa |
| (11) | maanod | (48) | makasama | (85) | mahati |
| (12) | maano | (49) | makaya | (86) | mahawa |
| (13) | maantay | (50) | makinig | (87) | mahingi |
| (14) | maapi | (51) | makuha | (88) | mahiram |
| (15) | maasikaso | (52) | makulam | (89) | mahiya |
| (16) | maatim | (53) | makulangan | (90) | mahuli |
| (17) | maawa | (54) | makuro | (91) | máhuli |
| (18) | maawat | (55) | madahas | (92) | máhulí |
| (19) | maawit | (56) | madalá | (93) | mahulog |
| (20) | maayos | (57) | madalâ | (94) | maiba |
| (21) | mabakas | (58) | madaig | (95) | maibig |
| (22) | mabakbak | (59) | magasgas | (96) | mahutok |
| (23) | mabako | (60) | madaya | (97) | mainom |
| (24) | mabahagi | (61) | madilidili | (98) | maino |
| (25) | mabalam | (62) | marinig | (99) | maipon |
| (26) | mabalatong | (63) | madurog | (100) | mainggit |
| (27) | mabali | (64) | magahol | (101) | maipit |
| (28) | mabalik | (65) | magamit | (102) | maiwan |
| (29) | mabalo | (66) | magalit | (103) | malakad |
| (30) | mabasa | (67) | maganap | (104) | malagot |
| (31) | mabatak | (68) | maganyak | (105) | malaglag |
| (32) | mabayo | (69) | magisnan | (106) | malansag |
| (33) | mabigla | (70) | magising | (107) | malango |
| (34) | mabilang | (71) | magitla | (108) | malasing |
| (35) | mabiyak | (72) | magulat | (109) | malayo |
| (36) | mabulag | (73) | magunita | (110) | maligid |
| (37) | mabuli | (74) | magutom | (111) | maligo |

| | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|
| (112) | maligaw | (125) | malusaw | (138) | mápatáy |
| (113) | maligawan | (126) | malutas | (139) | mapayi |
| (114) | malitis | (127) | mamura | (140) | mapawi |
| (115) | malukso | (128) | mámurá | (141) | maumid |
| (116) | malugay | (129) | mangalay | (142) | mapuyat |
| (117) | malugi | (130) | mangasiwa | (143) | marahuyo |
| (118) | malugod | (131) | mangiti | (144) | masagasa |
| (119) | malugso | (132) | mapagod | (145) | masalo |
| (120) | malula | (133) | mapala | (146) | masindak |
| (121) | malunod | (134) | mapalo | (147) | masuya |
| (122) | malunos | (135) | maputol | (148) | matiis |
| (123) | malupig | (136) | mamatáy | (149) | matuwa |
| (124) | maluray | (137) | mapatáy | (150) | matuya |

B. Sumulat ng isang talataang ginagamitan ng mga pandiwang MA- at sabihin kung ang pagkakagamit sa bawa't isa ay tahasan o balintiyak.

**Ang Tagaganap ng Balintiyak**

a. Kung panghalip na panao, ang anyo ng tagaganap ng pandiwang balintiyak ay paari: *ko*, *mo*, *niya*, *namin*, *natin*, *nata*, *ninyo*, *nila*, *akin*, *iyo*, *kanya*, *amin*, *atin*, *ata*, *inyo*, *kanila*.

Ang silyang iyan ay *ginawa ko*.
Ang silyang iyan ay *aking ginawa*.

b. Kung ibang panghalip, ang mga anyo ng paari rin ang ginagamit: *nito*, *niya*, *niyaon*, *nino*, *nino man*, *ng sino man*, *ng alin man*.

*Ginawa nino* ang silyang iyan?
Maaari bang *magawa nino man* ang ganiyang silya?

k. Kung pangalan ng tao, ang tagaganap ay ginagamitan ng pang-ukol na *ni*, *nina*: *ni Pedro*, *nina Luisa*, atb.

*Ipinadadala* sa iyo *ni Erning* ang baro.
*Pinapintahan nina Saro* ang kanilang bahay.

d. Kung pangngalang hindi ngalan ng tao, ang tagaganap ay pinangungunahan ng pang-ukol na *ng*: *ng bata*, *ng pamahalaan*, *ng Lupong Pamunuan*

*Hinirang ng Pangulo ng Pilipinas* ang mga bagong kalihim.
*Kinain ng daga* ang keso.

## MGA PAGSASANAY

A. Gamitin sa pangungusap na tagaganap ng pandiwang balintiyak ang labinlima sa mga sumusunod:

| | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|
| (1) | ko | (12) | atin | (23) | ng madla |
| (2) | mo | (13) | amin | (24) | ng tanan |
| (3) | niya | (14) | ata | (25) | ng ina |
| (4) | namin | (15) | inyo | (26) | ng Diyos |
| (5) | natin | (16) | kanila | (27) | ng mga anak |
| (6) | nata | (17) | nino | (28) | ng nuno |
| (7) | ninyo | (18) | nino man | (29) | ng mga mamamayan |
| (8) | nila | (19) | ng sino man | (30) | ng marami |
| (9) | akin | (20) | ng alin man | (31) | ni Gng. Cruz |
| (10) | iyo | (21) | ng balana | (32) | nina Marcial |
| (11) | kanya | (22) | ng lahat | (33) | ng bawa't isa |

B. Ang mga sumusunod na salitang-ugat ay gawing iba't ibang pandiwa sa pamamagitan ng mga panlaping makadiwa. Sabihin kung ang pandiwang nabuo ay nasa tinig na tahasan o balintiyak.

| | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|
| (1) | alis | (6) | tulong | (11) | pitas |
| (2) | akyat | (7) | lakad | (12) | bili |
| (3) | ambag | (8) | aral | (13) | lagay |
| (4) | ibig | (9) | sulat | (14) | linis |
| (5) | gawa | (10) | tipon | (15) | luto |

K. Ibigay ang pawatas ng mga sumusunod na anyo ng pandiwa:

| | | | |
|---|---|---|---|
| (1) | nakarinig | (11) | kinapopootan |
| (2) | hinarap | (12) | pinagkaugalian |
| (3) | napagkikilala | (13) | inagaw |
| (4) | magpapakabuti | (14) | inihahandog |
| (5) | nananalangin | (15) | hinahandugan |
| (6) | tinangkilik | (16) | binili |
| (7) | pinakakabilis | (17) | ipinagbibili |
| (8) | ipinagpagawa | (18) | ikinapahamak |
| (9) | ikinasisira | (19) | ipinagdasal |
| (10) | pinapag-aaral | (20) | kinalulugdan |

### Mga Pandiwang Pantulong at mga Malapandiwa

Basahin ang mga sumusunod na pangungusap at hanapin ang mga pandiwa:

1. Dapat mag-aral ang lahat ng tao.
2. Ang mabait na bata ay tumutulong sa kanyang mga magulang.
3. Nais humingi ng tawad sa iyo ang taong iyan.
4. Mangyaring dumating ka sana sa oras.
5. Ang gawaing ito ay kailangang tapusin natin hanggang mamaya.

Sa unang pangungusap, ang *mag-aral* ay tinatawag na pandiwang pamadya at ang *dapat* ay tumutulong sa pamadya, kaya tinatawag na pandiwang pantulong. Ano ang pandiwang pamadya at ano ang pandiwang pantulong sa ikalawang pangungusap? sa ikatlo? sa ikaapat? sa ikalima?

Ang mga malapandiwa ay ibang bahagi ng panalita gaya ng ilang panghalip at pandamdam. Ang mga malapandiwa ay walang banghay. Mga halimbawa: *hala*, *hali*, *hayo*, *tabi*, *akin*, *amin*, *kita*, *tayo*, *iyo*, *kanya*, *inyo*, *kanila*.

*Hala*, mapapalungi ka sa ginagawa mong iyan!
*Halina*, dalawin natin ang maysakit.
*Hayo* na, baka pa kayo mahuli sa klase!
*Tabi*, bata, may awtong dumarating!
*Akin* na iyan!
*Tayo* na, didilimin tayo rito!

## MGA PAGSASANAY

A. Bumuo ng sampung pangungusap na gumagamit ng mga pandiwang pamadya at ng mga sumusunod na pandiwang pantulong:

| | | | |
|---|---|---|---|
| (1) | ibig | (6) | karampatan |
| (2) | ayaw | (7) | maaari |
| (3) | bagay | (8) | mangyari |
| (4) | dapat | (9) | wala |
| (5) | kailangan | (10) | aywan |

B. Sumulat ng sampung pangungusap na gumagamit ng iba't ibang malapandiwa.

### Mga Pandiwang Di-Karaniwan

May mga pandiwang hindi masasabing sumusunod sa karaniwang paglalapi at pagbabanghay; marami rito ang sumusunod sa madaling pagbigkas ng dila, lalo na sa mga lalawigan.

Ang mga anyo ng mga pandiwang di-karaniwan:

1. Maykaltas - may nawawalang titik o pantig sa salita

| | |
|---|---|
| kuhanin - kunin | lagayan - lagyan |
| kuhanan - kunan | buhusan - busan |
| kainin - kanin | turingan - turan |
| bigayan - bigyan | putulin - putlin |

2. Maylipat - may nawawalang titik at may titik na nag-iiba ng lugar

| | | | |
|---|---|---|---|
| atipan | - aptan | talaban | - tablan |
| madiliman | - madimlan | silidan | - sidlan |
| taniman | - tamnan | | |

3. Maypalit - may naaalis na titik at may titik na napapalitan

| | | | |
|---|---|---|---|
| tawahan | - tawanan | sarilihin | - sarilinin |
| halikan | - hagkan | bihasahin | - bihasnin |
| tuparin | - tupdin | talikuran | - talikdan |

4. Maypaningit - may titik o pantig na nasisingit

| | |
|---|---|
| pagkaisahan | - pagkaisanhan |
| balisahin | - balisanhin |

5. Maypungos - may nawawalang titik o pantig sa unahan

| | | | |
|---|---|---|---|
| magpagamot | - pagamot | magpadala | - padala |
| magpasulat | - pasulat | umirog | - mirog |
| sumulat | - nulat | kumuha | - nuha |

6. Maykutad - may nawawalang titik o pantig o napapalitan sa hulihan

| | | | |
|---|---|---|---|
| lisanin | - lisan | tingnan | - tingni |
| iwanan | - iwan | takpan | - takpi |

7. May-angkop - ang maypungos o maykutad ay nagkakaisa sa sumusunod na salita:

| | | | |
|---|---|---|---|
| hintay ka | - teka | hayaan mo | - hamo |
| winika ko | - ikako | tingnan mo | - tamo |
| tayo na | - tena | akin na | - kana |

## PAGSASANAY

Pumili ng dalawa mula sa bawa't anyo ng mga pandiwang di-karaniwan sa itaas at gamitin sa mga pangungusap.

Dagdagan ng dalawa o higit pa ang bawa't anyo ng mga pandiwang nakatala sa itaas.

## MGA PAGSASANAY

A. Bumuo ng mga pandiwa sa tulong ng mga sumusunod na panlapi:

(1) um
(2) mag-
mag-an, mag-han
(4) mang-
(5) -an, -han
(6) i-

| | |
|---|---|
| magka- | ipag- |
| magma- | (7) ika- |
| mapa- | (8) -in, -hin |
| magpaka- | (9) ipa- |
| magpati- | ipakipa- |
| magsa- | (10) isa- |
| magsi- | (11) ka-an, ka-han |
| (3) ma- | (12) pa-an, pa-han |
| ma-an | (13) pa-in, pa-hin |
| mai- | (14) pag-an, pag-han |
| maipa- | (15) papag-an, papag-han |
| maipag- | (16) papag-in, papag-hin |
| maka- | (17) paka-an, paka-han |
| makapang- | (18) paki-an, paki-han |
| mapa- | (19) paki-in, paki-hin |
| maki-, makipag- | |

B. Pumili ng sampung pandiwang nabuo ninyo sa Titik A. Banghayin ang bawa't isa.

K. Gamitin sa pangungusap ang sampu sa mga pandiwang nabanghay ninyo sa Titik B.

## PAGSASANAY MULA SA ISANG BABASAHIN

Naririto ang dalawang talataan mula sa isang sanaysay. Basahin nang tahimik upang makuha ang diwa. Pagkatapos ay basahin nang malakas upang hanapin ang mga pandiwang ginamit ng may-akda. Isulat ang bawa't isa. Sabihin ang mga sumusunod tungkol sa bawa't pandiwa: (1) panagano, (2) panahunan, (3) kailanan, at (4) tinig.

Mula sa malayo, nakita ko ang isang bahaging yaon ng sangkatauhan. Mga naglisaw-lisaw, mga nagkislut-kislot na puti at luntian at pula at kaki at dilaw at bughaw, at sa itaas ng mga kulay na yaon, itim. Hindi tila alon sa mga dagat, sapagka't iyo'y may tinatalimang daloy. Ni tuyong dahong naglalaglagan, sapagka't iyo'y may iisang pinatutunguhan. Ni sangang naggagalawan sa pagdaraan ng hangin, sapagka't iyo'y may kahulugan. Ang bahaging yaon ng sangkinapal na aking namalas mula sa malayo ay walang daloy, ni patutunguhan, ni kahulugan.

Mula sa aking kinatatayuan, kinalibangan ng aking sarili ang pagmamalas. Mga kumikilos na katawang nadadamtan ng iba't ibang kulay, mga katawang walang kaugnayan sa

akin. At sa aking mga suliranin, sa aking mga katuwaan at sa aking mga kalungkutan. At sa isang bagay na hinahabul-habol ko nguni't di maabut-abutan.

Mula sa "Paghahanap"

## MGA PAGSASANAY NA PASALITA AT PASULAT

A. Magsalita tungkol sa sariling karanasan na gumagamit ng iba't ibang uri ng pandiwa.

B. Isulat ang inihandang kathang pasalita sa Titik A. Pag-ingatan ang wastong gamit ng mga pandiwa, lalo na ang tungkol sa panahunan, kailanan, at panlapi.

Kabanata XI

# ANG PANG—ABAY: PANURING SA PANDIWA, PANG—URI AT KAPUWA PANG—ABAY

Ang pang-abay ay salita o lipon ng mga salita na nagbibigay-turing sa pandiwa, pang-uri o kapuwa pang-abay.

A. Sabihin kung anong bahagi ng panalita ang binibigyang-turing ng pang-abay:

1. Ang babae ay lumakad na *paluhod*.
2. Siya ay *kusang* humarap sa maykapangyarihan.
3. Ang bata ay *madaling* natuto.
4. Siya ay *madalas* na dumalaw sa amin noong nakaraang taon.
5. Siya ay *malimit* na nagkukuwento ng ikinaaaliw namin.

B. Hanapin ang binibigyang-turing ng bawa't pang-abay. Anong bahagi ng panalita ang bawa't isa?

1. Ang dalaga ay *tunay* na masipag.
2. Siya ay *higit* na maganda kaysa kay Rosa.
3. Ang *lalong* matalino ay si Jose.
4. *Di-gasinong* mabait si Carlos na tulad ni Ben.
5. Ang sanggol ay *totoong* matabil.

K. Anong salita sa bawa't pangungusap ang binibigyang-turing ng pang-abay? Ipaliwanag ang bawa't sagot.

1. Ang salarin ay *tunay* na kusang humarap sa pulis.
2. Si Juan ay *labis* na matuling tumakbo kaysa ibang manlalaro.
3. Sila ay *di-gasinong* malakas kumain na paris ng mga bata.
4. *Totoong* lubhang mabait si Teresita kaya siya naging santa.
5. *Sadyang* totoong malinis ang silid niya kaya't ni ayaw halos patapakan sa mga bata.

## MGA PAGSASANAY

A. Gamitin sa pangungusap ang mga sumusunod na pang-abay. Sabihin pagkatapos kung ang binibigyang-turing ay (1) pandiwa, (2) pang-uri, o (3) kapuwa pang-abay.

| | | |
|---|---|---|
| 1. marunong | 6. lubha | 11. malapit |
| 2. kamakalawa | 7. di-gaano | 12. sadya |
| 3. doon | 8. lamang | 13. totoo |

| | | |
|---|---|---|
| 4. huwag | 9. paano | 14. wari |
| 5. masama | 10. bihira | 15. opo |

B. Hanapin ang mga pang-abay sa mga sumusunod na pangungusap. Sabihin kung anong salita ang binibigyang-turing at anong bahagi ng panalita ito.

1. Mahusay sumayaw ng tinikling ang iyong kapatid.
2. Dumating nang paisa-isa ang kanyang mga panauhin.
3. Minsang masipag, minsang tamad ang taong iyan.
4. Ang magkaibigan ay panabay na nangibang-bayan.
5. Talagang kusang tumulong ang maawaing babae sa mga kapitbahay.
6. Huwag mo siyang layuan at baka naman totoong mabait siya.
7. Wala akong magagawa sa taong ayaw tumulong sa kanyang sarili.
8. Saan naman kaya siya lilipat kung aalis dito?
9. Dini ka na lamang umupo at huwag na roong tumayu-tayo.
10. Mawalang-galang na po sa inyo, magtatanong po lamang sana ako.
11. Sa lahat ng mga naitulong mo, maraming-maraming salamat.
12. Pinahahalagahan ko nang labis kahi't katiting lamang ang ipinakikita niyang pagtingin sa akin.
13. Ang bago naming katulong ay gaya ng sipag ng sa inyo.
14. Bakit kaya siya galit na galit kay Jose na alam naman niyang totoong palabiro lamang?
15. Ikaw na muna ang umalis, bago ako susunod, saka naman siya tatalilis.
16. Mabuti na lamang at hindi naano ang bata nang bigla iyong mahulog sa hagdan.
17. Pasintabi na ho, makikiraan lamang ho sa inyong harapan.
18. Katakut-takot ang pagiging mapaumanhin ni Anita kaya siya pinagmamalabisan ng ibang tao.
19. Samakaitlo tayo dumalaw sa kanya sapagka't kangina lamang siya inoperahan.
20. Di-hamak na maingat magsalita ang kanilang ama kaysa sa kanilang ina hinggil sa kanilang pang-araw-araw na paggagasta.

K. Sumulat ng limang pangungusap na ang mga pang-abay ay nagbibigay-turing sa pandiwa; limang nagbibigay-turing sa pang-uri; at limang nagbibigay-turing sa kapuwa pang-abay.

## Mga Uri ng Pang-abay

Ang sumusunod ay mga uri ng pang-abay at ilang halimbawa ng bawa't isa.

1. *Pamanahon:*

   kahapon, kagabi, bukas, minsan, na, pa, nang, sandali, lagi, parati, tuwi, bihira, pagdaka

2. *Panlunan:*
dini, dito, diyan, doon, saan man, malayo, malapit

3. *Panggaano:*
marami, kaunti, munti, katakut-takot, kulang, wala, na, pa, sapat, lamang, kaigihan, kainaman, katamtaman

4. *Panulad:*
gaya, labis, higit, lubha, lalo, kaysa, totoo, di-hamak, di-gasino

5. *Pananong:*
ilan, kailan, saan, maano, gaano, paano, bakit, kaya

6. *Pang-agam:*
tila, wari, anaki, yata, marahil, baka, kaipala, di-malayo, di-sasala, pag nagkataon

7. *Panang-ayon:*
oo, opo, oho, siyanga, tunay, talaga

8. *Pananggi:*
hindi, huwag, wala, ayaw, aywan

9. *Panunuran:*
muna, bago, saka, una, una-una, kauna-unahan, kahuli-hulihan, katapus-tapusan, kawakas-wakasan, panabay, sabay-sabay, panunod, sunud-sunod

10. *Pamaraan:*
kusa, sadya, pilit, paluhod, patayo, pabagsak, mabuti, masama, malakas, dahan-dahan, pabigla-bigla, panakaw-nakaw

11. *Pamitagan:*
ho, oho, opo, po, mawalang-galang, pasintabi, tabing-galang, makiraan, huwag maging mahalay

12. *Panturing:*
salamat, kasala-salamatan, maraming salamat, maraming-maraming salamat, mabuti, mabuti naman, mabuti na lamang

## MGA PAGSASANAY

A. Salungguhitan ang bawa't pang-abay at sabihin ang salitang tinuturingan.

1. Siya'y bumili lamang ng posporo sa tindahan.
2. Maya-maya'y dumating na ang taong matagal ko nang hinihintay.
3. Ano ang mabuting gawin sa taong nasisiraan ng bait?
4. Kamakalawa pa ako naghihintay nguni't ngayon ka lamang dumating.
5. Ang matandang ama ay kusang nagsabi sa anak na di na siya makatatagal sa tahanang iyon.
6. Pumaroon sila sa malayo, nguni't sumunod din ang taong ayaw nilang makausap.
7. Siya'y paluhod na humingi ng tawad sa taong pingliluhan niya.
8. Bihira siyang dumalaw sa akin nguni't alam kong ako lamang ang laging nasa isip niya.
9. Bahagya nang nangiti ang dalaga nang batiin ko siya kangina.
10. Pabagsak siyang umupo nang makita niya ang nangyari.

B. Sabihin kung anong uri ng pang-abay ang bawa't isa sa Pagsasanay A.

K. Gamiting pang-abay ang sumunod:

1. baha-bahagya
2. sanda-sandali
3. katakut-takot
4. dahan-dahan
5. sabay-sabay
6. una-una
7. panunod
8. samakalawa

## MGA PAGSASANAY

A. Sumulat ng dalawang halimbawa sa ilalim ng bawa't uri ng mga pang-abay (1) pamanahon, (2) panlunan, (3) panggano, (4) panulad, (5) pananong, (6) pang-agam, (7) panang-ayon, (8) pananggi, (9) panunuran, (10) pamaraan, (11) pamitagan, at (12) panturing.

B. Sabihin kung anong uri ng pang-abay ang mga sumusunod:

1. sandali
2. sapat
3. paupo
4. minsan
5. katulad
6. bakit
7. mabagal
8. higit
9. lagi
10. dini
11. kaysa
12. alin
13. nang
14. doon
15. gaano
16. pa
17. kaigihan
18. diyan
19. di-gasino
20. labis
21. kailan
22. aywan
23. salamat
24. tunay
25. pasintabi
26. hindi
27. tila
28. una
29. oo
30. kaipala

K. Sumulat ng sampung pangungusap na gumagamit ng iba't ibang uri ng pang-abay.

**Mga Anyo ng Pang-abay**

Ang mga pang-abay ay may iba't ibang kaanyuan: (1) payak, (2) maylapi, (3) inuulit, (4) tambalan, at (5) parirala.

1. Payak - kung salitang-ugat lamang

| | |
|---|---|
| dito | gaya |
| diyan | lalo |
| ngayon | tila |
| agad | oo |
| bukas | kusa |

2. Maylapi - kung ang salitang-ugat ay ginagamitan ng panlapi

| | |
|---|---|
| malapit | kamakalawa |
| kahapon | panabay |
| pabagsak | maingat |
| gaano | mabuti |
| paano | pabigla |

3. Inuulit - kung inuulit ang salita

| | |
|---|---|
| mabuti-buti | una-una |
| bihi-bihira | sabay-sabay |
| katakut-takot | sunud-sunod |
| ilan-ilan | katapus-tapusan |
| huli-huli | dahan-dahan |

4. Tambalan - kung dalawang salita ang pinag-uugnay

| | |
|---|---|
| pabalat-bunga | makasikdung-dibdib |
| makasirang-puri | makakalug-tuhod |
| makalaglag-matsing | papikit-padilat |
| urung-sulong | paoo-pahindi |
| paakyat-pababa | pataub-patihaya |

5. Parirala - binubuo ng lipon ng salita

| | |
|---|---|
| sa ilalim | sa bawa't araw |
| noong gabi na | noong unang panahon |
| sa likuran | sa ibabaw |
| sa may-tabi | sa labas |
| sa itaas | noong bata pa siya |

## MGA PAGSASANAY

A. Magtala ng limang halimbawa ng bawa't anyo ng pang-abay.

B. Sumulat ng mga pangungusap na gumagamit ng ilan sa mga pang-abay na inihanda sa Titik A.

K. Sabihin kung ano ang binibigyang-turing ng bawa't pang-abay sa mga pangungusap sa Titik B. Sabihin kung ang binibigyang-turing ay pandiwa, pang-uri o kapuwa pang-abay.

## PAGSASANAY MULA SA ISANG BABASAHIN

Isang bahagi ng isang maikling katha ang sinipi sa ibaba. Basahin muna nang tahimik upang makiisa sa pagsasalaysay ng may-akda tungkol sa isang maselang bahagi ng buhay. Basahin nang malakas upang hanapin ang mga pang-abay na ginamit.

At ngayo'y sa huling dalawang palapag natuon ang mga paningin ni Anita. Idinaan-daan niya nang pababa sa salansan ang hintuturo, ngayo'y titigil sa isang kasuotan, ngayo'y magpapatuloy. At huhugutin niya ang ilang piraso nang buong ingat, paglagpas ng saglit ng pag-aalinlangan.

Sa wakas, nang ang lahat ng kailanga'y nailabas na, siya'y mabilis na nawala sa munting silid ng bahay. Nguni't, mahahabang sandali siya nanatili sa munting silid.

Paglapit sa pinto, tumawag sa kanya si Luis. Ang maleta de biyahe ay nasa sulok, sa paanan ng higaan. Bakit, hindi ba niya makita?

Hindi maliwanag ang sagot na nanggaling sa silid. Pagkaraan pa ng isang buong sandali ay saka pa lamang lumabas si Anita, bitbit ang maleta de biyahe. Lumupasay sa tabi ng luklukang kinapapatungan ng mga damit na napili. Maingat na pinagsunud-sunod ni Anita ang paglalagay sa maleta, idiniiin sa mga panabi upang pumantay. Sa ibabaw, binilang niya ang sampung panyolito.

Matagal nang nakaalis ang bus, si Anita'y naroroon pa rin sa hintayan, isang anino sa kumakapal na dilim ng papalapit na gabi. Ang tanging nagpapagaan sa kanyang kalooba'y wala na roon si Luis upang makita siya sa ganoong anyo.

Mula sa "Paalam" — GEM

## PAGSASANAY NA PASALITA

Maghanda ng maikling pagsasalita tungkol sa isa sa mga sumusunod na paksa:

Ang Una Kong Pagluluto
Kinaharap Ko ang Kamatayan
Bagong Silang na Buhay
Ang Mabuting Paraan ng Paglalaba ng mga Damit
Ang Maayos na Paghahanda ng Hapag-Kainan

## PAGSASANAY NA PASULAT

Balik-aralin ang inihandang pagsasanay na pasalita sa itaas. Isaayos ang mga pang-abay na makagaganda sa inyong katha. Isulat ang inyong katha.

## Kabanata XII

# ANG PAGLALAHAD O PAGPAPALIWANAG

A. Ang Paglalahad ay tinatawag ding Pagpapaliwanag. Ito ay anyo ng pagpapahayag na ang layunin ay magbigay-linaw, kahulugan o katuturan sa isang bagay, gawain, simulain, atb.

B. Mga Halimbawa ng Paglalahad

Ang ilang halimbawa ng paglalahad ay ang mga sumusunod: pagbibigay-kahulugan, pitak, tala, panuto, balita, pangulong-tudling, suringbasa, sanaysay, atb.

K. Mga Pantulong sa Mabisang Paglalahad

Ang mabuting paglalahad ay ginagamitan ng mga angkop na bahagi ng panalita gaya ng mga pandiwa at pang-abay, at iba pa, na napag-aralan sa mga nakaraang kabanata; ito rin ay dapat maging tiyak, payak, malinaw at di-mapag-aalinlanganan, at may wastong pagkakasunud-sunod.

D. Ilang Tiyak na Halimbawa

1. Pagbibigay-Kahulugan: Ang maikling katha ay sangay ng Pagsasalaysay na nag-iiwan ng iisang kakintalan sa tulong ng pinakamabisa at pinakamatipid na paraan.
2. Panuto: Tumawid sa sadyang tawiran.
3. Sanaysay: (Tingnan ang "Paghahanap" Kabanata X). X)

E. Karaniwang Paglalahad

### Ang Paggigisa

Ang kasarapan ng lutong ginisa, ito ma'y isda, gulay, karne o baboy, ay nasasalig sa wastong paraan ng paggigisa.

Unahin sa malinis at tuyong kawali ang kaunting mantika, at isalang sa kalang may mahinang gatong lamang. Ihulog dito ang pinitpit na bawang at biling-bilingin ito ng siyense hanggang maging mamula-mula. Ihulog ang sibuyas na hiniwa nang pino at halu-haluin. Isunod ang kamatis na hiniwa rin nang pino. Takpan ito at halu-haluin at ligis-ligisin ng siyense paminsan-minsan. Panatilihing mahina lamang ang gatong upang hindi mabigla at upang maghalong mabuti ang mantika, bawang, sibuyas at kamatis.

Kung nagsasarsa na ang mga sangkap na ito ay saka ihulog ang gigisahing lutong isda, gulay, karne o baboy. Haluin at kulubin hanggang maluto nang husto.

G. Pampanitikang Paglalahad

**Awit na Naging Kuwentong Bayan na Naging Sagisag ng Bayan**

*Genoveva Edroza Matute*

Ang mga awit at kurido o *metrical romances* ay matagal na namayani sa panitikang Pilipino sa panahon ng mga Kastila rito. Ang mga ito ay mahahabang tulang pasalaysay tungkol sa mga pakikipagsapalaran at kababalaghang hindi man kapani-paniwala ay nakaaaliw naman at nakalilibang. Gaya nang dapat asahan sa mga romansa (mali ang pakahulugang ang romansa ay pag-ibig), habang patungpatong ang pakikipagsapalaran at kababalaghang napapaloob sa isang awit o sa isang kurido, lalo itong nakaaliw at nakalibang sa ating mga kababayan noon. Kabilang dito ang *Ibong Adarna, Doce Pares de Francia, Cay Calabasa, Dama Ines, Haring Patay, Mariang Alimango, Don Juan Tinoso, Don Juan Tenorio, Bernardo Carpio*, atb.

Sa hinaba-haba ng panahon ng mga Kastila rito at sa dinami-dami ng mga suliranin ng bayan at ng mamamayan sa panahong yaon, bakit kaya ang uri ng babasahing namayani, bukod sa panrelihiyon, ay mga awit at kurido, mga babasahing panlibangan, pang-aliwan? Ang ibig kayang palitawin ng ganitong pangyayari ay walang kamulatan ang mga manunulat, gayon din ang mga mambabasa, sa panahong nabanggit? Sa halip na ang sulatin nila at basahin ay tungkol sa ikauunlad ng bayan at ng mga kababayan, bakit namalagi sila - at namalagi nang mahabang panahon - sa pagsulat at pagbasa

ng mga kababalaghan at pakikipagsapalarang di-kapani-paniwala upang maglibang at mag-aliw?

Ang dahilan ay ang sensura. Sa buong panahon ng Kastila ay umiral ang sensura. Ang alin mang babasahing may puna o tuligsa laban sa pamahalaan, sa relihiyon, sa mga alagad ng simbahan, o sa Espanya, ay hindi pinapayagan ng mga sensor na lumabas, sa halip, ang manunulat ang pumapasok sa bilangguan.

Sa panahong iyon lumitaw ang *Bernardo Carpio*, akdang nagsimula bilang isang awit, naging kuwentong bayan, at pagkatapos ay ginamit na sagisag ng bayan sa isang nobelang sinulat ng pambansang bayani ng Pilipinas, ni Dr. Jose Rizal.

Bagaman maraming sipi ng *Bernardo Carpio* ang hindi nagtataglay ng pangalan ng sumulat nito, marami ang nagpapalagay na ito ay akda ni Jose de la Cruz o Huseng Sisiw. Maaaring ang ideya ng akdang ito ay nanggaling din sa Europa, kung di man sa Espanya, sapagka't gaya ng *Ibong Adarna*, ang mga ganitong romansang patula ay malaganap noon sa iba't ibang bansa sa Europa. Sa anu't ano man, ito ay nasulat sa anyo ng awit na may labindalawang pantig (samantalang ang kurido ay may walo) sa bawa't taludtod. Ang pook na ginamit ay Espanya, at si Bernardo Carpio na pinakamalakas na tao sa mga awit at kurido, ay isang Kastila.

Lumaganap ang awit na ito sa ating bayan. Pinag-usap-usapan. Pinagkuwentu-kuwentuhan. Hanggang sa kakukuwento-kakukuwento, si Bernardo ay hindi na Kastila; siya'y naging Pilipino na. Bilang pinakamalakas na tao, maliit na bata pa lamang si Bernardo, sa kanyang paggapang sa sahig na kawayan (sapagka't bahay-Pilipino), nabubunot ng kanyang mga kuko ang mga pako. At nang magbinata na, inihahagis niya, hindi na ang mga leon at tigre sa orihinal na awit, kundi mga kalabaw at tamaraw na. Hindi na siya naipit sa dalawang bundok na nag-uumpugan sa Espanya gaya nang nasa orihinal na awit, kundi sa ating mga bundok sa Montalban.

Kung lumilindol, sabi ng matatanda, iyan ay si Bernardo Carpio na nagpipilit makakawala mula sa pagkakaipit sa dalawang bundok. Sa gayon, ang *Bernardo Carpio* ay naging kuwentong bayan.

Sa ikalimang kabanata ng *El Filibusterismo* na pinamagatan ni Dr. Jose Rizal na "Ang *Noche Buena* ng isang Kutsero", ay ginamit sa di-karaniwang paraan si Bernardo Carpio. Si Basilio, ang anak ni Sisa, ay nabalam sa pagdating sa San Diego sapagka't ang kutsero ng kalesang nasakyan ay nahuli ng guwardiya sibil dahil sa hindi pagkakadala ng sedula; dinala muna ang kutsero sa kuwartel at kinulata bago pinakawalan. Nasabat ng kanilang sasakyan ang isang prusisyon na kinaroroonan ni Matusalem, pinakamatandang tao sa daigdig, at ng Tatlong Hari Mago na kinabibilangan ni Melchor na taga-Etiopia kung kaya't maitim.

Naisip ng kutsero na mapapalad sina Matusalem at Haring Melchor sapagka't tiyak anyan sila'y nangabuhay noong panahong wala pang mga guwardiya sibil; kung mayroon na noon, tiyak na hindi tatanda si Matusalem sapagka't mamamatay nang maaga dahil sa kulata; gayon din si Melchor na kukulatahin dahil sa magulo niyang pangangabayo sa piling ng dalawang Hari Mago na puti at mga mukhang Kastila. Dahil kay Melchor na haring itim ay naalala ng kutsero si Bernardo Carpio kaya't bumaling kay Basilio at nagtanong.

"Alam po ba ninyo kung ang paang kanan ay nakakalag na?"

Nagulat si Basilio sa katanungang ito na nanggaling sa kung saan kaya't ipinaulit pa niya ang tanong.

"Paang kanan nino?" ang tanong niya pagkatapos.

"Ng hari," ang palihim na bulong ng kutsero.

"Sinong hari?"

"Ang hari natin, ang hari ng mga Tagalog."

Ang haring tinukoy ay si Bernardo Carpio, na ayon sa mga tagabukid, ay nakakulong at nakatanikala sa yungib ng San Mateo. Bawa't isang daang taon ay napapatid ang isa niyang tanikala. Tatlong daang taon na ang nakararaan kaya't nakakawala na ang mga kamay at paang kaliwa; ang paang kanan na lamang ang nakatanikala. Sa paniwala ng kutsero, ang haring ito ang magliligtas sa mga katulad niya laban sa mga guwardiya sibil.

Malinaw ang pagkagamit: Si Bernardo Carpio ay sagisag ng bayang malakas nguni't walang kalayaan, datapuwa't nang

panahong yaon ay malapit nang makahulagpos sa kanyang tanikala.

Hindi kataka-takang sa lahat ng mga awit at kurido, ang Bernardo Carpio ay siyang naging lalong makulay at higit na makatuturan sa panitikan ng ating mga taong bayan.

## MGA PAGSASANAY

A. Sa tulong ng mga napag-aralan na tungkol sa mga pandiwa at pang-abay, gayon din, sa mga natutuhan sa kabanatang ito, maghanda ng isang paglalahad na pasalita, at iulat sa inyong klase. Pumili ng isa sa mga sumusunod na mungkahi:

1. Isang mahalagang balita
2. Isang pangulong-tudling na napapanahon
3. Suring-basa ng isang aklat na kinagiliwang basahin
4. Pitak na nais maisulat
5. Sanaysay tungkol sa kinagigiliwang paksa

B. Sumulat ng isang pampanitikang paglalahad o sanaysay batay sa paksang naiibigan sa lahat.

## Kabanata XIII

# IBA PANG MGA BAHAGI NG PANALITA: PANTUKOY, PANDIWARI, PANG-ANGKOP, PANGATNIG, PANG-UKOL AT PANDAMDAM

## A. MGA PANTUKOY

Ang mga *pantukoy* ay mga katagang ginagamit na pang-una sa tao, lunan, bagay, o pangyayari. Ang pantukoy ay nagbibigay-turing sa pangngalang tinutukoy at may katangiang pagka-pang-uri.

Ang *SI* at ang maramihan nitong *SINA* ay ginagamit na pang-una sa mga ngalang-tao.

1. *Si* Eugenio ay batang matabil.
2. *Sina* Virgilio ay masisipag.
3. *Si* Maria ay mabait.
4. *Sina* Jose ay nag-aaral na.
5. *Sina* Mang Juan ay namasyal sa tabing-dagat.

Ang *ANG* at ang maramihan nitong *ANG MGA* at *MGA* ay pang-una sa mga pangngalang pambalana at sa mga ngalang pantanging *hindi* ngalan ng tao.

1. *Ang* aso ay mabuting bantay.
2. *Ang mga* bata ay dapat alagaan.
3. Kami ay *mga* manggagawa.
4. *Ang* Republika ng Pilipinas ay malaya na.
5. *Ang* Pamantasan ng Santo Tomas ay dakila.

Alin-aling pangngalan sa bawa't pangungusap ang binibigyang-turing ng bawa't pantukoy?

## MGA PAGSASANAY

A. Piliin ang wastong pantukoy sa loob ng panaklong.

1. (Ang, Ang mga) bayan natin ay malaya na.
2. (Ang, Ang mga) mamamayan natin ay dapat nang mamuhay bilang malalayang tao.

3. Dapat nating gawing pinaka-uliran (si, sina) Jose Rizal.
4. Bukod kay Rizal, (si, sina) Bonifacio, Mabini, del Pilar at iba pang mga bayani ay dapat din nating tularan.
5. (Ang, Mga) bayani ring maibibilang ang mga kawal nating nagbuwis ng buhay alang-alang sa kalayaan.
6. (Ang, Ang mga) bawa't mamamayang nagpapaunlad ng kanyang bayan ay bayani sa payapang paraan.
7. Dapat nating sundin (ang, ang mga) batas upang manatili ang kaayusan at kapayapaan.
8. (Si, Sina) Tandang Sora ay isang halimbawa ng babaing naglingkod sa bayan sa tahimik na paraan.
9. (Si, Ang) Presidente Magsaysay ay nagmahal sa karaniwang taong bayan.
10. (Si, Ang) Pangulong Quezon ay nagbigay sa atin ng isang wikang pambansa.

Paliwanag: Kung ang pinangungunahan ng pantukoy ay salitang pantawag na hiram, *si* ang ginagamit; kung katawagang Pilipino, *ang* ang ginagamit. Kaya, alin ang dapat gamitin sa Blg. 9 sa itaas? sa Blg. 10?

B. Punan ang puwang ng pantukoy na *si* o *ang*.

| | | | |
|---|---|---|---|
| 1. | _______ Presidente Roxas | 6. | _______ Sekretaryo Reyes |
| 2. | _______ Pangulong Garcia | 7. | _______ Doktor Castañeda |
| 3. | _______ Heneral Aguinaldo | 8. | _______ Patnugot Pineda |
| 4. | _______ Don Juan | 9. | _______ Direktor de Leon |
| 5. | _______ Kalihim Cruz | 10. | _______ Inhinyero Liwanag |

## B. MGA PANDIWARI

Ang mga pandiwari (participle) ay galing sa mga pandiwa at ginagamit na pangngalan, pang-uri o pang-abay. Ang pandiwari, samakatwid, ay maaaring makangalan, makauri, o makaabay (pandiwa wari).

Ang sumusunod ay talaan ng mga pandiwari at makikita sa panaklong kung anong bahagi ng panalita ang kanilang gamit.

Mga inuunlapian ng *pa* —

1. Padala, pabigay, pasabi, palagay, paunawa, atb.

   Ang *padala* mo'y sumapit sa akin. (pangngalan)
   Ang balutang *padala* mo ay nawala. (pang-uri)

2. Pada-padala, pabi-pabigay, pasa-pasabi, atb.

   Ang iyong mga *pabi-pabigay* ay tinanggap namin. (pangngalan)

3. Pabasa-basa, palakad-lakad, paulik-ulik, atb.

Ang taong *palakad-lakad* ay maraming balitang nasasagap. (pang-uri)

4. Pakitang-gilas, palipad-hangin, palaglag-luksa, atb.

Ang *palaglag-luksa* namin ay sa Linggo gagawin. (pangngalan)

5. Pakiusap, pakialam, pakisama, atb.

Pinakinggan ba niya ang iyong *pakiusap*? (pangngalan)

6. Pakikiusap, pakikialam, pakikihalo, pakikihalubilo, atb.

Ang kanyang *pakikialam* ay di nagbunga ng mabuti. (pangngalan)

7. Pagiging-tao, pagiging-mahal, pagiging-dapat, pagiging-bunga, pagiging-buto, atb.

Ang *pagiging-mahal* ng mga kalakal ay aming pinag-aaralan. (pangngalan)

8. Paalaman, pasulatan, palanguyan, atb.

Hindi matapus-tapos ang kanilang *paalaman.* (pangngalan)

Mga inuunlapian ng *pag* –

Ang mga inuunlapian ng *pag-* ay mga pangngalang-diwa.

1. Pag-alis, pagsulat, pagbasa, pagkuha, pag-ibig, pagsinta, pagdating, atb.
2. Pag-aalis, pagsusulat, pagbabasa, pagmamahal, atb.
3. Pag-aalisan, pagsusulatan, pagmamahalan, pag-iibigan, atb.
4. Pagkahulog, pagkalaglag, pagkaalis, pagkakabagsak, atb.
5. Pagkakaalis, pagkakasulat, pagkakabasa, atb.
6. Pagkapag-alis, pagkapagsulat, pagkapagbasa, atb.
7. Pagkakapag-alis, pagkakapagsulat, pagkakapagbasa, atb.
8. Pagpapaalis, pagpapasulat, pagpapabasa, atb.
9. Pagpapakabuti, pagpapakabait, pagpapakatatag, atb.

Mga inuunlaping ng *pang-* (at *pam-*, *pan-*)

1. Pang-alis, pamalo, paningit, atb.
   Ang *pamalo* ay itinago niya. (pangngalan)
   Ang kahoy na *pamalo* ay nawala. (pang-uri)
2. Panghaharang, pamamalo, paninira, atb.
   Ang *paninira* ng mga tanim ay siyang laging ginagawa ng baboy. (pangngalan)
3. Pangisdaan, pamilihan, panitikan, atb.
   Ang *pamilihan* ay malayo rito. (pangngalan)

Mga inuunlapian ng *ka-*

1. Kasama, kasakay, kasukob, kaangkas, atb.
   Ang taong *kasama* ko ay pinsan ko. (pang-uri)
   Ang *kasama* namin ay pinsan ko. (pangngalan)
2. Kabábasa, kasúsulat, kararating, atb.
   Ang *kararating* pa ay si Gene. (pangngalan)
   Ang taong *kararating* pa ay si Gene. (pang-uri)
3. Kábabasa, kásusulat, kailisip, atb.
   Ang kásusulat ay pinakinabangan din. (pangalan)
4. Kabasa-basa, kasulat-sulat, kasabi-sabi, atb.
   Ang *kasabi-sabi* niya'y di namin pinaniniwalaan. (pangngalan)
5. Karatingan, kasulatan, katanungan, kasagutan, atb.
   Ang *kasulatan* ay siyang katibayan. (pangngalan)
   Ang liham na *kasagutan* ay ipinadala ko na. (pang-uri)
6. Kabigayang-loob, kapalitang-kuro, kadaupang-palad, kahingiang-apoy, kaututang-dila, atb.
   Ang *kadaupang-palad* mo pala ay si Adela. (pangngalan)
   Ang taong *kabigayang-loob* ko ay tunay na napakabuti. (pang-uri)

Mga nilalapian ng *-in* o *-hin*

1. Inakay, inihaw, sinaing, tinapa, sinigang, atb.
   Ang *inakay* ay maliit pa. (pangngalan)
   Ang ibong *inakay* ay mahina pa. (pang-uri)
2. Inaanak, iniina, inaama
3. Kinababasa, kinasusulat, kinakakain, kinalalakad, atb.

Mga inuunlapian ng *naka-*. (galing sa pandiwang *maka-*)

1. Nakaupo, nakahiga, nakalugay, nakasandal, atb.
   Ang *nakaupo* ay si Reni. (pangngalan)
   Ang taong *nakaupo* ay nagulat. (pang-uri)
2. Nakatutuwa, nakalulugod, nakalulunos, nakahihiya, nakalulungkot, atb.
   Ang *nakatutuwa* ay si Gil. (pangngalan)
   Ang pangyayaring *nakalulunos* ay di ko na ibig pang magunita. (pang-uri)
3. Nakapagpapagaling, nakapagpapasama, nakapagpapapula, atb.
   Ang *nakapagpapagaling* sa aking sakit ay dahong banaba. (pangngalan)
   Ang bungangkahoy na *nakapagpapaitim* ng dila ay duhat. (pang-uri)

Mga galing sa pang-ukol na pandiwaring *nasa* –

1. Nasa-amin, nasa-Bulakan, atb.
   Ang *nasa-Pasay* ay si Leonor. (pangngalan)
   Ang taong *nasa-bahay* ay si Adela. (pang-uri)
   Siya'y *nasa-Davao*. (pang-abay)

2. Nasasa-amin, nasasa-Bulakan, atb. (pangngalan, pang-uri, pang-abay).
3. Naririto, naririyan, naroroon, atb.
   Ang *naririto* ay si Victoria. (pangngalan)
   Ang dalagang *naririto* ay si Victoria. (pang-uri)
   Si Victoria ay *naririto*. (pang-abay)
4. Nangasa-labas, nangasa-loob, nangasa-malayo, atb. (pangngalan, pang-uri, pang-abay)

## Mga galing sa *pasa* —

1. Pasa-bukid, pasa-bundok, pasa-Maynila, atb.
2. Pasasa-bukid, pasasa-bundok, pasasa-Maynila, atb.
   Ang taong *pasasa-bukid* ay may dalang pagkain. (pang-uri)
   Ang *pasasa-bukid* ay si Mario. (pangngalan)

## Mga Ugat ng Pandiwa

1. Gusto, ibig, nais, dala, alam, aral, galing, atb. (pangngalan, pang-uri)
   Ang *gusto* ko ay ibigay mo sa akin. (pangngalan)
   Ang damit na *gusto* ko ay ibigay mo sa akin. (pang-uri)
2. Gustung-gusto, dala-dala, kayang-kaya, alam na alam, atb. (pangngalan, pang-uri)
   Ang *aral nang aral* ay nagtatagumpay. (pangngalan)
   Ang taong *aral nang aral* ay magtatamo ng tagumpay. (pang-uri)

## Mga Pawatas

1. (Tahasan) *bum*asa, *mag*-aral, *mang*harang, atp. (pangngalan, pang-uri, pang-abay)
2. (Balintiyak) kunin, bigyan, pag-aralan, atb. (pangngalan, pang-uri).
3. (Tambalan) lumabas-pumasok, datna't panawan, itulak-kabigin. (pang-uri, pang-abay)
   Ang batang *mag-aral* ay gagantimpalaan (pang-uri)
   Siya ay nalulugod *mag-aral* ng Pilipino. (pang-abay)
   Ang *mag-aral* ay masayang-mahirap. (pangngalan)

## Mga ginagamitan ng ibang panlapi

1. Sa-rarating, sa-sisigaw, sa-iiyak, sa-tatawa atb. (pangngalan, pang-uri)
2. Maygawa, may-akda, may-ari, maydala, maypadala, atb. (pangngalan, pang-uri)
3. Tuntungan, gawaan, aralan, sindihan, lutuan, atb. (pangngalan, pang-uri)
4. Manghaharang, mambubutang, mandurukot, atb. (pangngalan, pang-uri).

5. Mapang-akit, mapamihag, mapanukso, atb. (pangngalan, pang-uri)
6. Mapagbasa, mapagsulat, mapagbiro, atb. (pangngalan, pang-uri)
7. Palabasa, palasulat, palabiro, atb. (pangngalan, pang-uri)

## MGA PAGSASANAY

A. Gamitin sa pangungusap ang sumusunod na mga pandiwari sa pagka-pangngalan, pang-uri, at pang-abay kung maaari:

1. alam na alam
2. lakad nang lakad
3. sigaw nang sigaw
4. paluksu-lukso
5. kasama-sama
6. kabigay-bigay
7. kayang-kaya
8. pasasa-paaralan
9. nasa-pamantasan
10. pagpapakabait
11. nakikiusap
12. kasulat-sulat
13. nakalulugod
14. manghaharang
15. pag-alisan
16. pag-aalisan
17. paglalagay
18. pagiging-mura
19. pagpapasulat
20. pamamalo
21. pananalo
22. naroroon
23. nangasa-malayo
24. sa-rarating
25. mapagbigay
26. dala-dala
27. gawaan

B. Salungguhitan ang pandiwari sa bawa't pangungusap na sumusunod:

1. Ang bigyan mo ng aklat ay si Eugenio.
2. Ang bahay na bilhin mo ay iyong malapit sa paaralan.
3. Ang bata ay natutuwang maligo sa ilog.
4. Ang kuwentong alam ko ay hindi niya nalalaman.
5. Ang lakad nang lakad ay maraming nasasagap na alikabok.
6. Ang taong nasa-bahay ay utusan namin.
7. Ang pag-alis ng pinuno ay nalaman ng lahat.
8. Ang batang mandurukot ay nahatulang mapiit sa bilangguan.
9. Ang binatang pasasa-bukid ay anak ng magsasaka.
10. Ang matanda ay natutuwang magpasyal sa Luneta.

## K. MGA PANG-ANGKOP

Ang mga bahagi ng panalitang nag-uugnay ay tatlo: *pang-angkop*, *pangatnig*, at *pang-ukol*.

Sa mga pang-ugnay ay pinakagamitin ang mga *pang-angkop*. Ang mga pang-angkop na *na* at *-ng* ay ginagamit sa pag-uugnay ng panuring sa salitang tinuturingan.

1. Ang aklat *na* luma ay sira na.
2. Ang bata*ng* babae ay malusog.
3. Ang hipo*ng* sugpo ay masarap.

Ang *NA* ay ginagamit kapag ang unang salitang iniuugnay ay nagtatapos sa katinig liban sa *n*. Kapag nagtatapos sa patinig, ang *-NG* ay ikinakabit sa dulo. Kapag nagtatapos sa *-n*, ang *-NG* ay ipinapalit sa dulong *-n*.

1. bahay *na* bato
2. dalaga*ng* mabait (dalaga *na* mabait)
3. panaho*ng* mainit (panahon *na* mainit)

## MGA PAGSASANAY

A. Lagyan ng wastong pang-angkop sa pagitan ng dalawang salita.

1. mag-aaral . . . . .masikap
2. bayani . . . .... . . nagpakasakit
3. dahon . . . . . . . tuyo
4. bahay . . . . . . . bago
5. kayumanggi . . dalaga
6. mapagbigay . . . kaibigan
7. matimtiman . . ina
8. maganda. . . . . kuwento
9. luntian . . . . . . bakuran
10. maikli . . . . . . buhay
11. bayan . . . . .maunlad
12. lalaki . . . . . . masipag
13. halaman . . . .mabulas
14. daliri . . . . . . hubog-kandila
15. makulay . . . larawan
16. uliran. . . . . . guro
17. mapagmahal. ama
18. malungkot . . tula
19. mabunga . . pananim
20. madasalin . . matanda

B. Basahin ang bawa't pangungusap. Pansinin ang gamit ng mga pang-angkop. Iwasto ang mga maling gamit.

1. Ang bata na mabait ay kinatutuwaan ng lahat.
2. Naibigan niya ang palamuti na pamasko.
3. Inaayos namin ang halamanan na mabulaklak.
4. Ang binata na mag-aaral at ang dalaga na kaibigan niya ay masayang namasyal.
5. Higit kong ibig ang puti na kurtina kaysa sa pula na palamuti.
6. Ang nguso na nasaktan kay Pepe ay bigla na namaga.
7. Ang luklukan na inihandog sa amin ay bago na lahat.
8. Matamis ang ngiti na isinalubong niya sa mga panauhin na kaibigan.
9. Ang kasuotan na napunit ay sinulsihan agad ng matimtiman ina.
10. Ang bayan Pilipinas ay atin na bayan at dapat natin mahalin.

## D. MGA PANGATNIG

Ang pangatnig ay bahagi ng panalitang nag-uugnay ng mga salita, parirala, sugnay o pangungusap.

Ang sumusunod ay talaan ng mga pangatnig:

1. *Pantuwang:* at, saka, at saka
2. Paninsay: nguni't, subali't, datapwa't, kahi't, bagaman, kahiman, gayun man, bagkus, habang, samantala

3. *Pamukod:* o, ni, man, maging
4. *Panubali:* kung, pag, kundi, kapag, pagka, sakali, disin, sana
5. *Pananhi:* dahil sa (kay), sanhi sa (kay), gawa ng, pagka't, sapagka't, palibnasa, mangyari, paano, dangan, kundangan, kasi, yamang, kaya
6. *Panlinaw:* anupa't, alalaong sana, samakatwid, kaya, kung gayon, sa halip ng, sa biglang sabi, sa katagang sabi
7. *Panulad:* kung paano . . . gayon din; kung saan . . . doon din; kung sino ... siya rin; kung alin ... iyon din; kung ano ... iyon din
8. *Panapos:* nang, para o para sa, upang, upanding, sa lahat ng ito, sa di-kawasa, at sa wakas

## MGA PAGSASANAY

A. Sumulat ng isang talaan ng dalawampung iba-ibang uri ng pangatnig.

B. Gamitin sa pangungusap ang bawa't pangatnig.

K. Sumipi ng dalawa o mahigit pang talataan. Salungguhitan ang mga pangatnig at sabihin kung anong uri ang bawa't isa.

Ang *at*, *pati*, at *saka* ay mga pangatnig. Ang *at* ay maaaring daglatin kapag ang nauunang salita ay nagtatapos sa patinig.

1. Ang *ina't amu n*iya ay naririto.
2. Si *Jose't si* Rosa ay magkapatid.
3. Isa *saka* isa ay dalawa.
4. Ikaw *saka* ako ang magsasama sa lakad.
5. Si Rosa at si Ana, *saka* si Maria, *pati* si Delia ay isasama namin.

Ang mga *pangatnig na pamukod* ay ginagamit kung sa dalawa o higit pang bagay o kaisipan, ang isa ay ibig itangi sa iba. Ginagamit din ang pamukod kung may pag-aalinlangan sa pagpili o pagtatakwil sa alin man sa dalawang bagay, kaisipan, atb.

1. Si Gil *o* si Gene ang kumuha ng aklat.
2. *Ni ikaw ni* ako'y hindi raw niya isasama.
3. *Maging* si Adela, *maging* si Leonor ay ayaw pumayag.

Ang mga *pangatnig na paninsay o panalungat* ay ginagamit sa mga pangungusap na tambalan kung ang unang bahagi ay sinasalungat ng ikalawa.

1. Sasamahan kita, *nguni't* tutulungan mo ako.
2. Sumasang-ayon nga siya *datapwa't* malaki naman ang hinihingi niyang kabayaran.
3. Sila'y sagana sa pagkain *habang* kami rito ay salat na salat.

4. Mahusay siyang magbasa *bagaman* wala siyang naabot kundi mababang paaralan.
5. Pumapasok siya *kahi't* na umuulan nang malakas.

Ang *subali't* ay ginagamit kung may nauuna na sa pangungusap na *nguni't* o *datapwa't*.

Ang mga pangatnig na panubali ay ginagamit sa mga isipang may pasubali at sa mga pangungusap na pasakali o di-ganap na nangangailangan ng tulong ng kapwa pangungusap upang makapagbigay ng ganap na kahulugan.

1. Sasama ako, *kung* sasama ka.
2. Ako'y di gagawa *pag* di ka dumating.
3. Kung nag-aral ka, *sana'y* nakatapos ka na ngayon.
4. *Kapag* dumating kang maaga, tayo'y aalis.

Ginagamit ang mga *pananhi* sa pagtugon sa tanong na "Bakit?", sa pangangatwiran, sa pagpapakilala ng kadahilanan ng isang pangyayari, iniisip o niloloob.

1. Siya'y nagkasakit *dahil* sa hindi niya pagkain.
2. Sila'y di na nagtuloy *dahil* kay Anang ayaw sumama.
3. Kami'y napaiyak *sapagka't* naawa kami sa mga ulila.
4. Wala siyang malasakit sa bata, *palibhasa'y* di niya kaanu-ano ito.

Ang mga *pangatnig na panlinaw* ay ginagamit kung kailangang ang buo o bahagi ng mga nasabi na ay paliwanagin pa.

1. Siya'y hindi mo sinisingil; *samakatwid* ba'y ipinatatawad mo na ang kanyang utang?
2. Kami'y ayaw mo nang kausapin, *kaya* aalis na kami.
3. Tutuloy ka na pala sa paaralan, *kung gayon*, di ka na namin hihintayin.
4. Hindi ka dapat umalis, *alalaong sana'y* nagsabi ka muna sa akin.

Ang mga *pangatnig na panulad* ay mga pariralang magkatugon, na ginagamit sa pagtutulad.

1. *Kung ano* ang puno, *iyon din* ang bunga.
2. *Kung saan* mo kinuha, *doon* mo rin isauli.
3. *Kungsino* ang ibig mo, *siya rin* ang anyayahan mo.

Ang mga *pangatnig na panapos* ay ginagamit sa pagsasaad ng layon ng pangungusap o pagbababala ng wakas ng pagsasalita.

1. Ako'y magsasabi sa kanya *upang* hindi siya maghanap.
2. Ikaw ay mag-aral *nang* di-magalit ang iyong guro.
3. *At sa wakas*, ako po'y nagpapaalam sa inyo at taus-pusong nagpapasalamat sa lahat.

## PAGSASANAY

Sumulat ng mga pangungusap na taglay ang bawa't isa sa sumusunod na mga pangatnig. Sabihin kung anong uri ng pangatnig ang bawa't isa.

1. sa halip ng
2. kasi
3. kundangan
4. gawa ng
5. dahil kay
6. disin
7. sakali
8. pagka
9. kapag
10. sapagka't

## E. MGA PANG-UKOL

Ang pang-ukol ay bahagi ng panalitang nagpapakilala ng kaugnayan ng isang pangngalan o panghalip sa ibang salita sa loob ng pangungusap. Ang lalong gamiting pang-ukol ay ang katagang *sa*.

Sa unang pangungusap, ipinakikilala ng pang-ukol na *sa* ang kaugnayan ng *lapis* sa *kahon*. Ang *kahon* ay siyang layon ng pang-ukol na *sa*.

1. Ang lapis *sa* kahon ay akin.
2. Ang damit *ng* bata ay basa.
3. Ang baro *ni* Ana ay pula.
4. Ang piso *kay* Gil ay nawala.
5. Ang aklat *para sa* iyo ay nabili ko na.
6. Ang ginawa mo ay *laban sa* batas.
7. Ang kuwento *tungkol sa* bayan ay naisalaysay ko na.
8. Sila ay sumulat *ng* salaysay.

Ang mga ibang pang-ukol ay *kay*, *kina*, *ng*, *ni*, *nina*.

1. Ito ay *kay* Juan.
2. Dumalaw kami *kina* Luis.
3. Ang ina *ng* bata ay naglalaba.
4. Ang aklat *ni* Haning ay may balot na pula.
5. Hiningi *nina* Toni ang kariton.

May mga *pang-ukol* na mahigit sa isang salita, nguni't karaniwang sinasamahan ng *sa* o ng *sa* at *ng*, gayon din, ng *kay* o *sa* at *ni*.

*ayon sa, ayon kay, ayon kina*
*laban sa, laban kay, laban kina*
*para sa, para kay, para kina*
*ukol sa, ukol kay, ukol kina*
*kaysa, sa may, nasa*
*sa tabi ng, sa tabi ni, sa tabi nina*

## MGA PAGSASANAY

A. Gamitin sa pangungusap ang bawa't isa sa mga sumusunod na pang-ukol:

| | | | |
|---|---|---|---|
| 1. | sa | 8. | laban kay |
| 2. | ni | 9. | ayon sa |
| 3. | kay | 10. | alinsunod sa |
| 4. | ng | 11. | tungkol sa |
| 5. | para sa | 12. | hinggil sa |
| 6. | para kay | 13. | ukol sa |
| 7. | laban sa | 14. | ukol kay |

B. Sabihin ang mga salitang pinag-uugnay ng bawa't pang-ukol.

K. Sumipi ng isang talataan sa isang magasin o pahayagang Pilipino. Salungguhitang minsan ang pang-ukol at makalawa ang mga salitang pinag-uugnay ng pang-ukol.

D. Ano ang kaibahan ng *pang-ukol sa pantukoy*?

E. Sumulat ng mga pangungusap na gumagamit ng ilang mga pang-ukol mula sa talaang ito:

| | | |
|---|---|---|
| sa | kay (kina) | bagay sa (kay) |
| ng | ayon sa (kay) | para sa (kay) |
| ni (nina) | alinsunod sa (kay) | |
| na may | hinggil sa (kay) | laban sa (kay) |
| na wala | ukol sa (kay) | tungod sa |

## MGA PAGSASANAY

A. Salungguhitan ang bawa't pang-ukol nang minsan at salungguhitang makalawa ang mga salitang pinag-uugnay.

1. Ang bata sa bangko ay inaalagaan ng kanyang ina.
2. Ang para sa iyo ay itinago ko sa paminggalan.
3. Dumating sa amin ang maraming panauhing nanggaling sa lalawigan.
4. Pinag-usapan sa pulong ang tungkol sa nalalapit na pista ng bayan.
5. Nagagalit ka sa amin nguni't hindi mo naman nalalaman ang aming katwiran.
6. Ang tahanan nina Nena ay napuno ng maraming tao.
7. Ang pasalubong ko kay Gene ay laruang galing sa Escolta.
8. Siya ay dumalaw sa ospital upang kumustahin ang kaibigang pagaling na.
9. Ito ay para sa kanya.
10. Pumanhik siya sa bahay at nagtuloy sa kusina para humingi ng pagkain sa kanyang ate.

Ang tuwirang layon ng pandiwang palipat ay pariralang pang-ukol.

1. Ang dalaga ay nag-aaral *ng Pilipino.*
2. Si Paterno ay tutulong *kay Jose.*
3. Ako ay tatawag *sa kanya.*
4. Tayo ay humahanga *kay Lope K. Santos.*
5. Si Dora ay bumili *ng damit.*

Ang bawa't nakalimbag na pahilig ay pariralang pang-ukol na tuwirang layon ng pandiwang palipat. Sabihin ang tungkulin ng pang-ukol sa bawa't pangungusap. Mapapansing ang mga pandiwa ay may tinig na tahasan. Mayroon din namang mga pandiwa sa tinig kabalikan na nangangailangan ng tuwirang layon.

1. Siya ay binigyan ko *ng panyo.*
2. Ang bata ay iginawa ko *ng damit.*
3. Si Eugenio ay ipinagluto ng ina *ng pagkain.*
4. Ang piso ay ibinili namin *ng ulam.*
5. Ang ina ay hiningan niya *ng kuwarta.*

## MGA PAGSASANAY

A. Salungguhitan ang tuwirang layon ng bawa't pandiwa.

1. Ang ama ng maysakit ay tumawag ng doktor.
2. Kumuha siya ng pagkain sa paminggalan.
3. Sila ay nagtinda ng mga gulay sa pamilihang bayan.
4. Mag-aaral siya ng pananahi sa isang balitang paaralan.
5. Ipinaglaba ko siya ng mga damit.
6. Ang dalaga ay nagbalot ng mga damit.
7. Kami ay gagawa ng paraan upang ikaw ay matulungan.
8. Humingi siya ng tawad sa amang nagagalit.
9. Siya'y nagbuhat ng mga bato upang kumita ng ikabubuhay.
10. Sumulat ako ng liham para sa kanya.
11. Umigib sa balon ang masipag na binata.
12. Nagbigay siya sa amin ng maraming kagamitan.
13. Si Lina ay namupol ng sampagita sa halamanan.
14. Ako'y pumupuri sa kanya.
15. Sila raw ay tutulong sa amin.
16. Ako ang kumuha sa aklat mo.
17. Siya ang bumasa ng aklat mo.
18. Kami ay magsasabi sa Tatay.
19. Siya ay ikinuha ko ng aklat.
20. Ang aking ama ay ipinagtira ko ng ulam.

B. Gamiting pandiwang palipat sa pangungusap ang bawat't isa sa sumusunod:

1. pumitas
2. kinunan

11. naglako
12. nagtayo

3. humirang
4. ipinagpagawa
5. nagligpit
6. ipinagbayo
7. binigyan
8. nagtanim
9. nagbangon
10. nag-ayos
13. nanghuli
14. nanira
15. nagtago
16. ipinagtago
17. nagsauli
18. tumahi
19. nanghimok
20. nagpatawag

K. Sumipi ng ilang talataan sa isang pahayagan o magasing Pilipino. Salungguhitang minsan ang pandiwang palipat at makalawa ang tuwirang layon.

Ang pariralang pang-ukol na nakalimbag na pahilig ay mga di-tuwirang layon:

1. Ako'y naghanda ng pagkain *para sa iyo.*
2. Ang ama ay bumili ng sapatos *para kay Jose.*
3. Ang mangingisda ay humuli ng sugpo *para sa mga panauhin.*

Mapapansing ang di-tuwirang layon ay pinangungunahan ng *para sa* o *para kay*.

## G. MGA PANDAMDAM

Ang pandamdam ay bahagi ng panalitang maaaring isang kataga, salita o parirala o isang buong pangungusap na nagpapahayag ng isang masidhing damdamin.

Ginagamit na pandamdam ang sumusunod:

A!---- (pagtanggi o pagsaway)
A!---- (pagkaalaala)
Ay!-- (pagdaing, panambitan)
E-E!--(di paniniwala)
Uy!---(pagkantiyaw)
He!---(pagsaway)
Hoy!-(pagtawag)
Hu!---(pagtutol)
Bah!--(pagwawalang-bahala)
Be! ----------(pagsisi)
Aba! ------- (pagkagitla)
Aha!--------- (pagtataka)
Aray! Aruy!-- (pagdaing)
Ehem!------ (panunukso)
Hala!-------- (pagbabala)
Hali!--------- (pag-uudyok)
Pshe!---------(pag-ismid)
Su-uh--------(pagbugaw )

Ginagamit ding pandamdam ang sumusunod:

Adilus!
Asus!
Buwisit!
Naku!
Kahimanawari!
Harinanga!
Mabuti nga!
Maano!
Sayang!
Siya nga!
Ayan!
Alis!
Harang!
Tahan!
Urong!
Mabuhay!
atb.

## PAGSASANAY

Sumulat ng sampung pangungusap na gumagamit ng iba't ibang pandamdam. Ipaliwanag kung anu-anong damdamin ang ipinahahayag ng bawa't pangungusap.

## PAGSASANAY MULA SA ISANG BABASAHIN

Basahin ang sumusunod na bahagi ng isang panayam upang makibahagi sa nagpanayam tungkol sa pagiging-malikhain. Basahin nang malakas at itala ang mga (1) pantukov, (2) pandiwari, (3) pang-angkop (4) pangatnig, (5) pang-ukol, at (6) pandamdam, kung mayroon.

Nang ang Dakilang Lumikha ay magkatawang-tao, Siya'y naging guro, manggagamot, manananggol, at manlilikha pang muli. Nagturo Siya ng mga aral na nagpabago, at nagpapatuloy na nagpapabago, sa tao. Nanggamot Siya ng mga sakit ng katawan, isipan, puso at kaluluwa. Nagtanggol Siya sa mga makasalanang pinag-usig ng mga kapuwa makasalanan. Lumikha Siya ng mga mangingisda ng kaluluwa mula sa mga kriminal; ng santang luha ang ipinanghugas sa kasalanan mula sa isang Maria Magdalena; ng San Pablo mula sa isang Saul ng Tarsus.

Ang bawa't isang nilikha Niya ay tinalsikan ng mga ganyang katangian: siya'y guro sa dapat niyang patnubayan; manggagamot sa kapuwang sugatan ang katawan o kalooban; manananggol sa api at pinagsasamantalahan; manlilikha sa bubot na isipan at damdaming naghihintay na malinang.

Bakit kailangang-kailangang luminang ang malikhaing guro ng mga mag-aaral na magiging malikhaing mamamayan ng kinabukasan? Sapagka't kailangang-kailangan ng ating bayan ang mga mamamayang marunong mag-isip sa kanilang sarili; kumawala sa edukasyong kolonyal na tumatanikala sa kanilang isipan, damdamin, guniguni; humarap sa kanilang mga suliranin at dumulang ng mga kalutasan sa mga suliraning ito mula sa pananaw na tunay na magpapabuti sa kalagayan ng kanilang mga kababayan, hindi mula sa pananaw ng pasiklab na kalutasang pang-ibabaw, kalutasang panggulat, pang-*status symbol*, pambanyagang mamumuhunan.

Mula sa "Malikhaing Pagtuturo" - GEM

## Kabanata XIV

# ANG PANGANGATWIRAN O PAGMAMATWID

A. Sa apat na anyo ng pagpapahayag (pagsasalaysay, paglalarawan, paglalahad o pagpapaliwanag, at pangangatwiran o pagmamatwid), ang huli ang pinakamahirap, marahil. Ang layunin ng pangangatwiran o pagmamatwid ay manghikayat o magpaniwala. Upang maging matagumpay ang pangangatwiran, kailangang ang nagmamatwid ay nasa panig ng katotohanan, tiyak at malinaw ang paghahanay ng katwiran, at hindi napadadala sa labis na damdamin o emosyon. Makatutulong din kung pagsusunud-sunurin ang mga katwiran, mula sa pinakamagaan, patungo sa pinakamabigat. Ang pagbanggit sa palagay ng mga dalubhasa o eksperto sa paksa ng pagmamatwid, ay maaaring pakinabangan.

B. Mga Uri at Halimbawa ng Pangangatwiran

Ang uring pinakamadalas gamitin ay ang karaniwang pagmamatwid sa pang-araw-araw na buhay. Halimbawa, kung bakit nahuli ang isang mag-aaral sa kanyang klase; kung bakit nabalam ang isang tao sa pag-uwi sa tahanan; kung bakit dapat dagdagan ng ama ang ibinibigay na gugulin sa pag-aaral ng kanyang anak, atb.

Ang pangangatwirang pabuod ay gumagamit ng iba't ibang mumunting katotohanan na kapag pinagsama-sama ay patungo sa pagbubuo ng isang paglalahat o kongklusyon.

Ang pangangatwirang pasaklaw ay nagsisimula sa isang tuntunin o simulaing panlahat. Ito ang ginagamit upang hugutin o hanguin dito ang isang katotohanan. Dapat tiyaking ang tuntunin o simulaing panlahat na gagamitin ay sadyang totoo, upang ang mahugot o mahango rito ay maging totoo rin.

Ang pagtatalakayan ay isa ring anyo ng pangangatwiran. Kung mapanghikayat, ito'y maibibilang na pagmamatwid; kung hindi, ito'y maituturing na paglalahad o pagpapaliwanag lamang.

Ang pagtatalo o debate ay pangangatwirang gumagamit ng anyong tuluyan.

Ang balagtasan ay pangangatwirang gumagamit ng anyong patula.

Ang talumpati, kung nanghihikayat o nagpapaniwala, ay isa ring halimbawa ng pangangatwiran.

K. Karaniwang Pangangatwiran

**Madaling Matutuhan**

Noong taong 1963, isang pagsubok ang isinagawa ng Kawanihan ng mga Paaralang Bayan sa mga mag-aaral na ang nakararami ay di-Tagalog. Ipinamalas sa pagsubok na ito na ang mga kabataan ay nakasusulat nang higit sa Pilipino kaysa sa Ingles, sa kabila ng pangyayaring ang Pilipino ay itinuturo lamang ng 20 hanggang 30 minuto araw-araw bilang araling pangwika, samantalang ang Ingles ay itinuturo ng buhat sa 40 hanggang 80 minuto araw-araw bilang araling pangwika, bukod pa sa pagiging wikang panturo sa lahat ng aralin. Ang kinalabasan ng nasabing pagsubok ay tiyakang nagpapakilala na ang mga mag-aaral ay nakahihigit sa mga gawain sa Pilipino kaysa sa Ingles nang may malaking kahigtan, sa panahong ang ginagamit sa pagtuturo ay Ingles. Ito'y nagpapatotoo na ang Pilipino ay higit na madaling ituro at pag-aralan kaysa sa Ingles.

Mula sa *Surian ng Wikang Pambansa*

D. Pampanitikang Pangangatwiran

**Kabataang Naliliko ng Landas**

Karaniwang kaalaman na ang paghubog sa isang bata ay lalong nagiging pinakamabisa sa mga unang sampung taon ng kanyang buhay. At iyan ay nasa kamay ng tahanan, higit ng sa paaralan, sa simbahan, sa paligid, at sa *mass media.*

Ayon din sa mga karaniwang pagmamasid, ang malaking bahagdan ng mga kabataang naliliko ng landas, ang mga tinatawag na *juvenile delinquents,* ay kadalasang nanggagaling sa pinakamayayamang pamilya o sa pinakamahihirap kaya.

Sa pinakamayayaman - dahil sa labis na pagpapasunod, kawalan ng gagawin sa bahay na may maraming utusang taga-gawa, amang laging abala sa negosyo, inang laging abala sa mataas na lipunan at sa kung anu-anong *social work*, kapangyarihan at lakas ng magulang na hindi makakanti ng batas.

Gayon din, hindi sapagka't napakahirap ang mag-anak, kundi sapagka't mangmang o sadyang tiwali na rin ang paningin ng magulang tungkol sa mga dapat o di-dapat gawin nila at ng kanilang mga anak - iyan ay isa pang ugat ng pagkakaliko ng landas ng ating mga kabataan.

Maaari ngang abalang-abala ang mga magulang ng napakahirap na mag-anak, sa paghanap ng maipag-aagdong-buhay. Maaari ngang magha-maghapon ang ama't ina sa paghahanap-buhay sa labas ng tahanan kung kaya't napapabayaan na ang pagtuturo at pagsubaybay sa kanilang mga anak. Nguni't marami rin naman tayong nakikitang mga ina na maghapon sa bahay - maagang-maaga pa'y nakapanungaw na, hindi pa man nakapaghihilamos o nakapagsusuklay, hihini-hiniksik sa may-hagdanan, kukuwentu-kuwento sa mga kapitbahay, samantalang ang mga anak ay naglisaw nang marurungis, katawan at pananamit, sa mga lansangan. Dahilan: hindi kahirapan kundi kamangmangan o katamaran.

Hindi kailangan ang salapi upang ang isang bata ay maturuan ng paglilinis ng kanyang katawan. Hanggang may tubig na makukuha sa gripong pambayan, hanggang may kapirasong sabong ginagamit sa loob ng bahay, ang pagtuturo ng paglilinis sa sariling katawan ng isang bata ay hindi suliranin. Hindi kailangan ang salapi upang ang isang bata ay maturuan ng paggalang sa karapatan ng iba at sa ari-arian ng kapuwa. Hindi kailangan ang kahi't isang pera upang turuan ang isang anak sa pagkilala, pagsamba at pagdarasal sa Diyos.

Ang kailangan lamang: mga magulang na sadyang mga magulang, sa totohanang kahulugan ng salitang ito.

Mula sa "Pala-Palagay" - GEM

## MGA PAGSASANAY

A. Maghanda ng isang pangangatwiran o pagmamatwid na pasalita upang iulat sa klase pagkatapos, sa tulong ng mga natutu-

hang bahagi ng panalita sa mga nakaraang kabanata at sa mga kaalamang natutuhan sa kabanatang ito. Pumili ng isa sa mga sumusunod na mungkahi:

1. Pangangatwirang pabuod tungkol sa mga dapat ugaliin upang maging matagumpay na mag-aaral
2. Isang pagtatalakayan sa paksang hindi hadlang ang kahirapan sa pag-aaral
3. Isang maikling pagtatalo sa "Demokrasya Laban sa Komunismo"
4. Isang maikling balagtasan: "Alin ang Lalong Mabisa sa Paghubog ng Kabataan, ang Tahanan o ang Paaralan?"
5. Maikling talumpati sa paksang naiibigan

B. Sa tulong ng mga natutuhan sa inihandang pangangatwirang pasalita, gayon din sa iba't ibang narinig sa klase buhat sa mga Blg. 1 hanggang Blg. 5 sa itaas, pumili ng paksang maaari ninyong pangatwiranan. Sumulat ng isang pampanitikang pangangatwiran o pagmamatwid tungkol dito.

## Kabanata XV

# PAGSUSURI AT BALANGKASAN NG PANGUNGUSAP

### Ang Pagsusuri ng Pangungusap

Ang mga hakbang:

1. Isaayos ang pangungusap; kung ito'y baligtad, kailangang ituwid.
2. Sabihin ang tungkulin o gamit ng pangungusap: paturol, patanong, pautos, o padamdam.
3. Sabihin ang kayarian: payak, tambalan, hugnayan o langkapan.
4. Sabihin ang payak at buong simuno, ang payak at buong panaguri.
5. Suriin ang bawa't salita. Sabihin kung anong bahagi ng panalita. Ang pangngalan, panghalip at pandiwa ay suriin ayon sa pagsusuring natutuhan na.
6. Sabihin ang kaugnayan ng bawa't salita sa pangungusap.

Halimbawa:

Nag-aaral ng Pilipino si Dora.

1. Ang pangungusap ay baligtad. Kaya dapat ituwid.

   Si Dora ay nag-aaral ng Pilipino.

2. Ayon sa tungkulin: Paturol.
3. Ayon sa kayarian: Payak.
4. Buong simuno: *Si Dora.*
   Payak na simuno: *Dora*
   Buong panaguri: *ay nag-aaral ng Pilipino*
   Payak na panaguri: *ay nag-aaral.*
5. Pagsusuri sa bawa't salita at
6. Kaugnayan ng bawa't salita sa pangungusap:

| Salita | Bahagi ng Panalita | Kaugnayan sa Pangungusap |
| --- | --- | --- |
| Si | Pantukoy | Tumutukoy sa ngalang *Dora.* |
| Dora | Pangngalang pantangi | Payak na simuno ng pangungusap |
| ay | Pandiwang pantulong | Tumutulong sa pandiwang pamadya |
| nag-aaral | Pandiwang banghay sa mag- (pangkasalukuyan) | Pandiwang pamadya ng pangungusap |
| ng | Pang-ukol | Nag-uugnay sa *nag-aaral* at *Pilipino.* |
| Pilipino | Pangngalang pantangi | Layon ng pang-ukol na *ng* |

## PAGSASANAY

Suriin ang bawa't isa sa sumusunod na pangungusap:

1. Siya ay dumating at tumulong sa amin.
2. Sila'y natuwa nang kami ay dumating.
3. Papasok sila sa sine kung kayo ay sasama.
4. Si Dora ay namalengke at nagluto pagkatapos.
5. Nag-aaral at naghahanapbuhay ang masipag na binata.
6. Kung hindi umulan, kami sana'y naparoon sa inyo.
7. Bumili siya ng relos para sa anak niyang binata.
8. Gagawa ako ng paraan para kami'y makasama sa inyo.
9. Ang dalang balutan ni Gil ay iniwan sa akin.
10. Umalis siyang maaga kahapon ng hapon.

### Mga Batayan sa Pagbabalangkas

A. May dalawang pamamaraan ng pagbabalangkas: ang "Balangkas sa E" at ang dating paraang pinag-aralan sa Ingles. Ang "Balangkas sa E" ay lalong nababagay sa kakanyahan ng mga pangungusap na Pilipino. Dapat alaming ang balangkas ay may halaga lamang kung wasto ang pagsusuring pinagbatayan nito. Maging balangkas-Ingles man o balangkas — E ang kahiligan, ang unang kailangan ay ang malinaw na pagkaunawa sa tiyak at walang-hirap na pagtutugunan ng mga guhit ng balangkas at ng mga bahagi, sangkap, panuring, at pang-ugnay ng pangungusap na sinusuri sa pamamagitan ng balangkas.

B. Ang mga batayan ay ang sumusunod:

Sa Balangkas—E

Simuno

Pandiwa

Kaganapan (tuwirang-layon)

Sa Balangkas—Ingles

Simuno | Pandiwa | Tuwirang-layon

Pangungusap: *Ako ay bumili ng saging.*

Ako

ay bumili

ng | saging.

Ako | ay bumili | ng | saging.

Simuno

Pandiwa

Kaganapan (Pansimuno)

Simuno | Pandiwa \ Kaganapan Pansimuno

Pangungusap: *Siya ay dalaga.*

Siya

ay

dalaga.

Siya | ay \ dalaga.

K. Dapat pansining ang unang salita ng pangungusap ay pinananatiling may malaking titik, at ang tuldok sa wakas ng pangungusap, (gayon din ang mga iba pang bantas sa loob ng pangungusap) ay isinusulat ding kasunod ng mga salitang kinauukulan.

D. Kung di-lantad ang alin mang sangkap ng pangungusap, ito ay isinusulat na may panaklong kung natitiyak kung ano ang salitang di-lantad; kung hindi natitiyak, bagama't alam na may salitang di-lantad, ang inilalagay ay ekis na may panaklong (x).

Matalino siya. (Siya ay matalino.)

siya.

(ay)

Matalino

siya. | (ay) \ Matalino

Tulog na. (Ikaw ay matulog na.)

(ikaw)

(ay ma) Tulog

na.

x

(ikaw) | (ay ma) Tulog

na.

E. Kung talagang walang ginagamit na bahagi ng pangungusap, gaya ng simuno ng mga pandiwang palikas, o kaya'y kung may pandiwang di-palipat o katawanin na *walang tuwirang-layon*, ang inilalagay sa guhit na kinauukulan ay ekis na walang panaklong: x (Sa balangkas-Ingles, ito'y di-kailangan sa kaganapan.)

Umuulan. (Ang panahon ay umuulan.)







Sila ay naglalaro.







G. Ang mga *panuring* (modifiers), na gaya ng mga *pantukoy* (articles), *mga panghalip na paari* (possessive pronouns), mga *pang-uri* (adjectives), mga *pang-abay* (adverbs), at iba pang mga bahagi ng panalitang gumaganap ng tungkuling pang-uri o pang-abay na pansamantala, ay inilalagay sa ilalim ng salitang tinuturingan. Sapagka't karaniwan sa mga panuring na ito ay may kakabit na anyong *na* o *-ng* ng pang-angkop (ligature), ang anyong *na* o *-ng* ay isinusulat na kasunod ng salitang kinakabitan, nguni't nilalagyan ng palatandaang panagdag na +.

Malikot ang bata. (Ang bata ay malikot.)






Nawala kahapon ang aklat ko. (Ang aklat ko ay nawala kahapon.)

aklat
ang
ko.
(ay) Nawala
kahapon
x

aklat | (ay) Nawala
ang
ko.
kahapon

Ang bahay na pawid ay hindi matibay.

bahay + na
Ang
pawid
ay
matibay.
hindi

bahay + na | ay \ matibay.
Ang
pawid
hindi

## PAGSASANAY

Suriin at balangkasin:

1. Nag-aaral ng Pilipino ang binata.
2. Ang batang lalaki ay masipag.
3. Umalis na ang kaibigan ko.
4. Si Pepeng pinsan niya ay darating bukas.
5. Nawala na ang aklat kong bago.
6. Umulan kangina.
7. Maglaro kayo.
8. Kain na.
9. Malakas ang hangin kahapon.
10. Si Gil ay kumain ng isang saging.

### Ang Kayarian ng Simuno

Ayon sa kayarian, ang simuno ay maaaring payak o tambalan.

1. Simunong payak

*Ang ina natin ay mapagtiis.*

Ang simunong payak ay *ina.*

Ang simunong buo ay binubuo ng simunong payak at ng mga panuring nito.

Ang simunong buo ay *Ang ina natin.*







2. Simunong tambalan

*Si Gil at si Lina ay magkaibigan.*

Ang simunong tambalan ay pinag-uugnay ng pangatnig na karaniwang ay *at.* Kung sakali't ang anyong *'t* ang ginagamit, ito'y isinusulat sa balangkas na gaya ng orihinal, nguni't ang buong anyo ng *at* ay dapat ding isulat na may panaklong sa panulukang kinauukulan.







*Si Rosa't si Myrna ay nag-aaral na mabuti.*






Suriin at balangkasin:

1. Ang kapatid mo at ang pinsan ko ay magkaibigan.
2. Si Nena't si Domingo ay nag-aaral na.
3. Nagpasyal si Jose't si Virgilio.
4. Naglalaro ng bola ang mga dalaga at ang kanilang mga kapatid.
5. Umalis na ang iyong ama at ang aking kapatid.
6. Sina Gil at Ligaya ay mga batang mababait.
7. Ang panyolito mo at ang aking damit ay bago.
8. Si Eliong ang aking mahal na kasama at mabuting kaibigan.
9. Ang lola mo at ang tatay ko ay magpinsan.
10. Pinag-uusapan namin ang ating ambagan at kainan.

## Ang Kayarian ng Panaguri

A. Ang panaguri ay maaaring buuin ng pandiwang pantulong at ng pandiwang pamadya (*auxiliary verb and principal verb*).

Si Jose ay lalakad na.






Alin ang simuno?

Alin ang panaguri? ang pandiwang pantulong?

Alin ang pandiwang pamadya?

Ang panaguri ay maaaring buuin ng pandiwang pangawing at ng kaganapang pansimuno (*subjective complement*) na maaaring *pangngalan*, *panghalip*, *pang-uri*, *pang-abay*, *pawatas o pariralang pang-ukol o pawatas.*

Ang masipag na dalaga ay guro.







Alin ang pandiwang pangawing at alin ang kaganapang pansimuno?

Matapang ang aso mong puti. (Ang aso mong puti ay matapang.)






Mag-aral ang ibig niya. (Ang ibig niya ay mag-aral.)







Suriin at balangkasin:

1. Siya ang matalinong bata.
2. Alin ang gusto mo?
3. Ang guro at mga mag-aaral ay naroroon na.
4. Kami ay mabubuting mamamayan.
5. Sino ang batang iyan?
6. Naririto na ang mga manlalaro.
7. Ang mithi ko ay makapaglakbay.
8. Ang mga panauhin nila ay kami.
9. Sila ay mga kaibigan namin.
10. Matulog ang kailangan niya.

B. Ang Tambalang Pandiwa

1. Ang panaguri ay maaaring buuin ng pandiwang pantulong at tambalang pandiwang katawanin.

Ang magandang dalaga ay naligo at nagbihis.






2. Ang panaguri ay maaaring buuin ng tambalang pandiwang palipat na may iisang tuwirang layon.

Sila ay naglaga at kumain ng mga mais.




3. Ang panaguri ay maaaring buuin ng tambalang pandiwang palipat na ang bawa't isa'y may sariling tuwirang layon.

Si Jose ay nagtanim ng talong at nag-ani ng mais.




4. Ang panaguri ay maaaring buuin ng mahigit sa dalawang pandiwa.

Naglaba, namili at nagluto ang masipag na ina.

(Ang masipag na ina ay naglaba, namili at nagluto.)




5. Ang panaguri ay maaaring buuin ng tambalang kaganapang pansimuno.

Mabait, masipag at matalino ang anak mo.

(Ang anak mo ay mabait, masipag at matalino.)




## PAGSASANAY

Suriin at balangkasin:

1. Naglalakaran at nangagsisipulan ang masasayang binata.
2. Si Pedro ay mabait na ama at mabuting asawa.
3. Si Ana ay naglilinis ng bahay at nag-aalaga ng bata araw-araw.
4. Bumibili sila at nagbibili ng mga lupa at bahay.
5. Kami ay mamamangka at maliligo sa ilog.
6. Mga pulis, mga guro at mga kawani ang mga panauhin nila.
7. Sila at kami ay magpapasyal at magkakainan.

8. Ang mga bata ay naghiyawan at saka nangagsitakbo.
9. Hinugasan at inilaga ng bata ang mga kamote.
10. Guro at manananggol si Benito.

## Ang Parirala

May dalawang uri ng parirala: *ang pangkaraniwan* at *ang pambalarila.* Ang pariralang pangkaraniwan ay di gumaganap ng ibang tungkulin maliban sa pagsasama-sama sa tunog ng bigkas at ng diwa. Ang pariralang pambalarila ay gumaganap ng tungkulin ng isang salita sa pagka-pangngalan, pagka-pang-uri, o pagka-pang-abay.

Ang pariralang pambalarila ay may dalawang uri:

1. Ang pinangungunahan ng pang-ukol, na tinatawag na pariralang pang-ukol
2. Ang pinangungunahan ng pawatas ng pandiwa at may layong pariralang pang-ukol, na tinatawag na pariralang pawatas

A. Ang Pariralang Simuno

1. Ang pariralang pang-ukol

Ang para sa bata ay nawala.






2. Ang pariralang pawatas

Mahirap ang magtanim ng palay.
(Ang magtanim ng palay ay mahirap.)







B. Ang Pariralang Panuring

1. Ang pariralang pang-uri

Ang damit ng bata ay basa.






Ang dalagang maglaba ng damit ay babayaran.

dalaga + ng

Ang

ng | damit

maglaba

ay babayaran.

x

dalaga + ng | ay babayaran.

Ang

ng | damit

maglaba

2. Ang pariralang pang-abay

Pumapasok na sa paaralan ang batang maliit. (Ang batang maliit ay pumapasok na sa paaralan.)

bata + ng

ang

maliit.

(ay) Pumapasok

na

sa | paaralan

X

bata + ng | (ay) Pumapasok

ang

maliit.

na

sa | paaralan

Si Myrna ay natutuwang manukso ng bata.

Myrna

Si

ay natutuwa + ng

ng | bata.

manukso.

x

Myrna | ay natutuwa + ng

Si

ng | bata.

manukso

## PAGSASANAY

Suriin at balangkasin:

1. Ang maglaba ng damit ay hindi madali.
2. Ito ang para sa kanya.
3. Ang damit sa sampayan ay tuyo na.
4. Sila ay pumapasok sa paaralan.
5. Nakawala ang aso ni Gil.
6. Ang tungkol sa Diyos ay huwag mong kalilimutan.
7. Ang aklat para sa iyo ay itinago ko.
8. Kumalat ang balita sa bayan.

### Ang Tambalang Panuring

Kung mahigit sa isa ang mga panuring ng isang salita, ang mga panuring na ito ay magkakasunod na ikinakabit sa isang guhit na pababa mula sa salitang tinuturingan. Ang pangatnig o mga bantas ay isinasama sa salitang dapat sundan.

Ang iyong kapatid na bunso ay nagsadya sa aming munting tahanan.







## PAGSASANAY

Suriin at balangkasin:

1. Ang aking asong itim na maliit pa ay napakabagsik.
2. Namili ng ulam ang masipag na utusan nina Nena.
3. Umalis na ang masikhay at matalinong ama ni Gil.
4. Si Paternong anak ni Aling Sima ay dadalaw sa kanyang pinsang may-sakit.
5. Nagsipagtanim ng mga gulay ang mga anak na lalaki ng matandang magsasaka.

May kaganapang pansimuno na binubuo ng pinagsamang pang-abay at pawatas.

Ang babae ay *malinis maglaba.*
Ang bata ay *matuling tumakbo.*
Si Pepe ay *masarap magsalita.*







**Ang mga Malayang Sangkap**

Ang mga kataga, o mga salitang walang sadyang kinauukulang bahagi ng panalita, na isinisingit lamang kung saan kailanganin, gaya ng *din* (rin), *daw* (raw) *man*, *naman*, *mandin*, *nga*, *pala*, *po*, *ho*, *pa*, *ba*, *ga*, *baga*, atb. ay isinasama sa balangkas na kasunod ng salitang sadyang sinusundan sa pangungusap na sinusuri. Ang lugar na kinauukulan ay itinuturo ng isang tunod.







Ikaw ba ay papasok na?






Hindi po totoo ang balita.

(Ang balita ay hindi po totoo.)







## PAGSASANAY

Suriin at balangkasin:

1. Ang bata raw ay naiwan sa bahay.
2. Ako nga ay isang guro.
3. Siya ba ay kaibigan mo?
4. Hindi pa po siya dumarating.
5. Siya man daw ay sasama rin.

### Ang Tagaganap ng Pandiwang Balintiyak

Ang tagaganap ng pandiwang tahasan ay simuno, nguni't ang sa balintiyak ay hindi kaganapan o tuwirang-layon. Sa Ingles, ang tagaganap ng balintiyak ay isang pariralang pang-abay. (He was seen *by me*.) Nguni't ang tagaganap sa Pilipino ay nagtataglay ng mga sumusunod na katangiang iba kaysa Ingles:

1. Panghalip na paari: akin, ko; amin, namin; atin, natin; iyo, mo; inyo, ninyo; kanya, niya; kanila, nila; nito, niyan, niyon
2. Parirala sa pang-ukol na *ng*: kinain *ng bata;* tinawag *ng ina;* ginawa *ng tao*
3. Parirala sa pang-ukol na *ni* o *nina*: sinulat *ni Gil;* binasa *ni Ligaya*

Ang lahat ng mga ito ay may tunog at diwa ng kaukulang paari. Ang mga paari ay may kagamitang pambalarilang katulad ng pang-uri at ipinalalagay na pang-uri. Samakatwid, sa pagka-pang-uri ay hindi maaaring magbigay-turing sa pandiwa, sapagka't ang nagbibigay-turing sa pandiwa ay pang-abay.

Kaya ang tagaganap ng pandiwang balintiyak sa Pilipino ay humihingi ng ibang kalagayan sa pagsusuri at balangkasan.

Hindi natin mailalagay sa ilalim ng pandiwa, sapagka't hindi pang-abay. Hindi natin mailalagay na kaguhit ng pandiwa, sapagka't hindi pandiwa. Samakatwid, ilalagay natin sa isang "entabladong" may tukod na nakapaa sa guhit ng pandiwa.

Ang saging ay kinain *ni Eugenio.*




## PAGSASANAY

Suriin at balangkasin:

1. Tinawag ko na ang karpintero.
2. Ang manok na inahin ay hinuli ng kapatid mo.
3. Siya ay iginawa ni Paterno ng laruan.
4. Inaway ng aso ang pusa ni Lina.
5. Ang payong ay iniwan mo sa bahay.
6. Kinuha ni Juan ang iyong aklat.
7. Ang lapis niya ay nakuha ko sa sahig.
8. Dinala mo ba ang aking basket?
9. Ang mga buto ng upo ay ipinunla ng bata.
10. Nakuha namin ang iyong abaniko.

## Ang Pangungusap na Tambalan

Ang pangungusap na tambalan ay binubuo ng dalawa o higit pang malalayang sugnay, na ang bawa't isa'y maaaring ihiwalay nguni't buo pa rin ang kahulugan. Sa balangkas E, ang bawa't malayang sugnay ay binibigyan ng sariling titik na E, sapagka't ang titik na E ang siyang nagpapahayag na maaaring mag-isa ang isang sugnay.

Matalino si Virgilio nguni't masipag si Jose.

(Si Virgilio ay matalino, nguni't si Jose ay masipag.)




Sa balangkas-Ingles ang malalayang sugnay ay nagkakapatong.



Suriin at balangkasin:

1. Kami ay namili at sila naman ay nagluto.
2. Naglinis siya ng bahay at ako ay naglaba ng aming damit.
3. Ang aso mo ay puti samantalang ang aso niya ay itim.
4. Bumili ka ng bangos saka ikaw ay magsigang.
5. Ang masipag na ina ay nananahi at ang kanyang anak na dalaga'y nagtatanim sa hardin.
6. Si Lydia ay naiwan sa bahay nguni't kami ay nagtago sa silong.
7. Bumagyo at bumaha.
8. Ang bata ay naglalaro sa sahig at ang ina ay nanunulsi ng punit na damit.
9. Nagbasa siya ng mga kuwento at ako naman ay nagsulat ng mga liham.
10. Ako ay hindi nagagalit nguni't hindi niya ako binabati.

## Ang Pangungusap na Hugnayan

Ang pangungusap na hugnayan ay binubuo ng isang punong sugnay at ng isa o higit pang katulong na sugnay.

Ang mga katulong na sugnay ay ginagamit na pang-uri, pang-abay o pangngalan.

1. Ang Sugnay na Pang-uri

Ang sugnay na ito'y binubuo ng panghalip na pamanggit (na, -ng) na siyang simuno at ng pandiwa. Ito'y nagbibigay-turing sa pangngalan o panghalip.

Ang bahay na binili namin ay luma na.

Sugnay na pang-uri: na binili namin

Punong sugnay: Ang bahay ay luma na.

Ang batang inaalagaan ni Ana ay nahulog sa hagdan.

Sugnay na pang-uri: -ng (na) inaalagaan ni Ana.

Punong sugnay: Ang bata ay nahulog sa hagdan.

Ang bahay na binili namin ay luma na.




2. Ang Sugnay na Pang-abay

Ang sugnay na pang-abay ay nagbibigay-turing sa pandiwa, sa pang-uri o sa kapuwa pang-abay. Ang sugnay na ito'y pinangungunahan ng pangatnig.

Siya ay sasama kung tutulungan natin siya.




Ang aking ina ay masaya pag umuuwi kaming lahat.



Ang mga bata ay naririto na nang bumagsak ang malakas na ulan.







3. Ang Sugnay na Pangngalan

Ang sugnay na pangngalan ay maaaring gamiting simuno ng pandiwa o layon ng pang-ukol.

a. Ang gumagamit ng pangatnig na *na*.

Totoo ngang si Jose ay kaibigan ko.
Totoo nga *na si Jose ay kaibigan ko.*
Na si Jose ay kaibigan ko ay totoo nga.







b. Ang sugnay na pangngalang may *kung*

May mga sugnay na pangngalang gumagamit ng mga pangatnig na *kung ano, kung sino, kung alin, kung saan, kung kailan, kung magkano*, na ang kasunod ay pantukoy na *ang* o *ang mga.*

Nalalaman ko kung alin ang pipiliin mo.

Kung ang ( x + na ) pipiliin mo ay alin ay nalalaman ko.

Kung

( x + na ) | pipiliin mo

ang

ay \ alin

ko.

ay nalalaman

x

Pinag-uusapan nila kung kailan idaraos ang parangal.

Kung

parangal. | (ay) idaraos / x

ang

kailan

nila

(ay Pinag-uusapan

x

## PAGSASANAY

Suriin at balangkasin:

1. Ang mga bukid na ipinamana sa iyo ay mahalaga.
2. Mag-aaral siya sa Amerika pag naipagbili ang kanilang lupa.
3. Tunay na si Dora ay masunuring anak.
4. Ang nagdala ng balutan ay pinasalamatan ko.
5. Hindi ko nalalaman kung saan siya lumipat.

# MGA KARAGDAGANG DAHON

## LINGGWISTIKA O AGHAMWIKANG PALARAWAN

Dr. Jose Villa Panganiban

### 1.1 *Panlahat ang Wika*

Sa kabihasnang pandaigdig, pambansa, panlalawigan, pampamayanan, maging sa panarili't pag-iisa ng tao, ang wika ay kailangan. Lahat ng taong maunlad ay makapagbubuo ng higit na kaunlaran sa pamamagitan ng mabuti, maayos at malalim na pagkaunawa sa mga simulain at tuntuning sumasaklaw sa wika, upang ito'y magamit nang buong bisa.

Gayon man, ang lalo at higit na dapat magpakadalubhasa sa wika (*Hockett) ay:

(1) Ang guro ng wika at tagawasto ng pananalita (*speech correctionist*), sapagka't ang kanilang tungkulin ay tumulong sa iba na mapagaan ang pag-aaral at maalis ang nakahahadlang sa paggamit ng wika

(2) Ang manunulat, mamamahayag, at mamumuna na dapat maging magaling at dalubhasang gumamit ng kinakasangkapang wika

(3) Ang sikologo na nakatatalos na ang wika ay isa sa mga katangiang ikinaiiba ng asal-tao sa kilos ng mga hayop at kulisap

(4) Ang antropologo, sapagka't ang wika ay bahaging mahalaga ng kalinangan (kultura) at sapagka't sa pananaliksik na antropolohiko ay laging nakakatagpo ang mga suliraning pangwika

(5) Ang misyunero, na ang kailangang kaharapin sa mga kabundukan ay mga tribu na walang talahuluganan o ano mang aklat, kahi't panimula. Dapat matutuhan ng mga misyunero ang katutubong wika ng mga taong ninanais nilang iligtas para sa Diyos, upang makapangaral sila nang buong linaw at bisa at makapagsaling-wika ng Banal na Kasulatan sa wastong paraan.

(6) Ang mananaysay ng kasaysayan (istoryador), sapagka't ang kukunang-kabatiran sa pagbubuo ng istorya o kasaysayan ay

matatandang kasulatang gumagamit ng wika sa pamantayan ng panahong pinangyarihan ng kasaysayan. Sa Pilipinas, ang matatandang kasulatan ay natititik sa dating panulatan at unang panatagalog, pamimisaya, pag-iilukano, pangangapampangan, pamimikol, atb., o sa unang pangangastila lalo na ang mga ulat na ipinadala sa hari ng Espanya at sa Santo Papa sa Rôma.

(7) Ang pilosopo, lalo na ang may kinalaman sa pagpapahayag na makatwiran, pagsusuring semantika, at sa sintaksis na lohikal.

(8) Ang inhinyero ng kumunikasyon na may kinalaman sa mga aparatong naghahatid ng tinig o tunog, gaya ng telegrapiya o teletipya.

Marami pang uri ng tao ang maidaragdag sa talaan, mga taong gumagamit ng wika bilang kasangkapan upang magtamo ng iba't ibang nilalayon. Nguni't may isang pangkat ng mga dalubhasa na ang pinakalayon ay ang karunungang pangwika. Ang kabuuan ng mga kabatirang bunga ng kanilang pagsusuri at pagsasaliksik ay *linggwistika* o aghamwika at sila ay mga *dalubwika*.

### 1.2 *Saliksik-Wika*

Ang pananaliksik sa larangan ng aghamwika ay may panig na tinatawag na saliksik-paugnay (*applied research*) at saliksik-dalisay (*pure research*).

Ang saliksik-paugnay ay nababatay sa bahagi ng wika na kaugnay ng isang larangan ng karunungan, gaya ng sikolohiya. Ang saliksik-wikang-paugnay sa sikolohiya ay nahihinggil sa mga salita at pahayag na kailangang gamitin ng nasabing agham sa loob ng mga simulain at tuntuning nasasaklaw ng sariling pagkaagham. Nagkakaroon, samakatwid, ng sadyang kahulugang sikolohiko ang mga salita at pahayag, na maaaring mangyaring ukol lamang o bagay lamang sa, at nahahanggahan ng pakahulugang kailangan ng agham. Sa gayon, ang bawa't agham—pilosopiya, kimika, pisika, biolohiya, aeronautika, atb.—ay nagdadala sa mga salita at katawagan ng kani-kanyang pakahulugang batay sa sariling katangiang pagkaagham.

Ang salitang *diwa*, halimbawa, sa sikolohiya ay "bait, sintido", sa pisyolohiya ay "malay, malay-tao, himasmas", sa retorika (sayusay) ay "buod, kakanggata", sa semantika ay "kahulugan, pakahulugan", sa relihiyon ay "espiritu, hilagyo, kaluluwa". Sa saliksik ng palamulaang-salita, ang *diwa* ng Tagalog ay galing sa

Sanskritong *dewa* (deity) na nagdaan sa Malay at doo'y naging *dewa* (*Hindu demigod, fairy*).

Sa saliksik-dalisay ng wika, ang larangan ay agham ng wika at ang mga salita at pahayag na dapat gamitin ay mga katawagang magbibigay ng mga kahulugang pangwika (at hindi pang-ibang agham). Kung may kaugnayan man, ito'y ugnay sa sariling pagka-agham. Ang pag-aaral ng aghamwika at ang pagbabalak na maging dalubwika ay nangangailangan ng pag-aaral at pagsusuri sa liwanag ng mga simulain at tuntuning sadyang pang-aghamwika lamang.

### 1.3 *Wika at Aghamwika*

Ang wika ay makahulugang tunog, na galing sa pagsasalita ng tao. Kapag ang tunog ng salita ay naunawaan, yao'y pahayag; kapag hindi naunawaan, yao'y nagiging ingay lamang. Ang nag-uusap sa Pilipino ay nagpaparinig ng ingay lamang sa hindi naka-kaunawa ng Pilipino.

Ang wika ng tao ay masalimuot na pagpapahayag ng isip at ugali sa pinagsama-samang tunog na may sinadyang pakahulugan ng salita, parirala at sugnay.

Ang agham ay isang karunungang hango sa mga simulaing isinatuntunin upang maunawaan at mapakinabangan. Ang aghamwika, samakatwid, ay karunungang hinahango sa mga simulaing pangwikang isinasalin sa mga tuntunin upang madaling maunawaan at upang magamit nang buong kapakinabangan sa pakikitungo sa kapuwa tao. Ang pinagsasalinan ng mga simulaing pangwika ay mga tuntunin ng:

1. *Balarila:* hinggil sa tungkulin at kaugnayan ng mga salita sa pagpapahayag at sa morpema o anyo ng mga salita.

2. *Palatunugan* o ponemika: hinggil sa mga ponema o tunog na may dalang kahulugan at sa mga kaayusang kinauukulan ng mga ito, at

3. *Morpoponemika:* na siyang nagbibigkis sa balarila at palatunugan.

Mapapansing ang aghamwika ay isang pag-aaral at pagsusuring ang layunin ay maunawaan ang wika (*Gleason) sa pamamagitan ng kayariang panloob, at ang kayariang panloob na ito ay binubuo ng *pahayag (expression)* at *kalamnan (substance)*. Dala ng *pahayag* ang lahat ng makahulugang tunog at ingay na kayang gawin ng

kasangkapang pantinig ng tao. Kabilang sa mga *kalamnan* ang mga ideya, kalagayang panlipunan, at kahulugan.

1.4 *Wikang Pasalita at Pasulat*

Sa dalubwika, ang sinasalitang wika at ang nakasulat na wika (*Hockett) ay magkaiba. Karaniwang ipalagay ng taong-bayang di-palasuri na iisa ang dalawang ito. Angaw-angaw nang taon na ang sangkatauhan ay gumagamit ng wika sa pagsasalitaan o pag-uusap sa tulong ng tinig, nguni't kailan lamang at di pa nalalaunang isatitik o sagisagin sa sulat ang wikang sinasalita o nasa tinig ng mga tao.

Ang pag-aakalang ang anyong pasulat ng wika ay higit na mahalaga kaysa pasalita ay hindi tumpak, sapagka't ang totoo'y kung walang wikang pasalita ay walang maaaring maging wikang pasulat.

Ang mga bata, mula sa pagkasanggol, ay unti-unti at hakbang-hakbang kung matuto ng wika, isa-isa o iilang salita araw-araw, at ito'y laging pasalita. Nagtatagal muna bago maging abut-kaya ng mga bata ang pagpapakilos ng daliri ng kamay sa paghawak ng panulat at pagsupil nito upang maiguhit.

Ang tunay na wika, samakatwid, ay yaong pasalita. Wala pang wika sa buong daigdig ang hangga ngayo'y nakapagbuo ng perpektong palabaybayan sa alin mang palatitikan. Sinusubok ng mga dalubwika na makapagbuo ng isang palatitikang pandaigdig na maaaring makasagisag sa ano mang patunog ng dila ng tao sa tulong ng IPA (International Phonetic Association).

1.5 *Ang Saklaw ng Aghamwika*

Naipakita na sa panahong ito, ng maraming dalubwika (*Pittman) na kung magiging masikap at maingat sa paglalapat ng mga simulain ng aghamwika, ang isang bagong wikang banyaga ay magaang matututuhan sa loob ng anim na buwan, o hanggang isang taon, kahi't walang aklat o walang guro. Ang kaalaman ng aghamwika ay makapagpapagaan sa pamamaraan ng pagkatuto at makapagpapaikli sa panahon ng pag-aaral.

Ang mga agham na bumubuo sa aghamwika na kailangang pag-aralan at pagsanayan upang maging madali at wasto sa pagkatuto ng ibang wika ay ang mga sumusunod:

*Ponetika:* pag-aaral ng mga tunog na galing sa bibig at lalamunan at naririnig ng taynga

*Ponemika:* pag-aayos ng mga tunog na ito sa palatitikan

*Morpolohiya:* pagbubuo ng mga salita

*Sintaksis:* pag-uugnay-ugnay ng mga salita sa loob ng pahayag

*Semantika:* kahulugan ng mga anyong pangwika

## 1.6 *Pamamaraan ng Pag-aaral*

Tatlo ang pamamaraan ng pag-aaral upang maging dalubwika sa pamamagitan ng kaalamang pang-agham-wika. Ang mga ito ay:

1. *Aghamwikang Palarawan:* paglalarawan ng isang wika ayon sa palasak na gamit na pasalita

2. *Aghamwikang Pasaysay:* paghahambing ng mga nakaraang ulat sa pana-panahong paggamit ng iba't ibang pamantayan o kaugalian sa isang wika o sa mga wikang may pagkakaugnay rito.

3. *Aghamwikang Pahambing:* pantayang paghahambing ng iba't ibang wika at mga diyalekto.

Ang paksa ng asignaturang ito ay ang *aghamwikang palarawan* at ang layunin ay matutuhan ang mga simulain ng paglalarawan ng gamit na pasalita ng isang wika.

## 1.7 *Pag-aaral ng Wika*

May mga 2,200 taon na ang tagal ng pag-aaral ng mga wika (*Pittman). Ang nangingibabaw na katangian ng pag-aaral at pagtuturo sa mahabang panahong ito ay ang halos pagkakasundo na ang dapat pag-aralan o ituro ay ang uri ng wikang ipinalalagay na namumuno kaya't siyang wasto, hindi ang agos ng wikang kasalukuyang ginagamit at sinasalita. Mula noong 1900, ang diin ng pag-aaral ng wika ay unti-unting lumilipat sa aghamwikang palarawan na naghahangad matuto ng wikang kasalukuyang sinasalita, sa halip ng wikang ipinalalagay ng ilang guro na siyang dapat salitain.

## 1.8 *Kasaysayan Bago Mag-1400*

Ang maluwag na mahihinuhang kauna-unahang pag-aaral ng wika ay ang pagkakabuo ng kauna-unahang paraan ng pagsulat—ang sulat-palarawan—na ang larawan ng isang bagay ay siyang iginuhit na sagisag ng bagay. Tinawag itong mga *heroglipiko* sa dating Ehipto at Babilonya.

Ang mga larawan ay unti-unting nagdaan sa simplipikasyon hanggang mangaging hugis na lamang o palatandaan para sa mga bagay na di-mailarawan. Sa Tsina sumipot ang sulat *ideograpiya*, na hangga ngayon ay ginagamit pa roon. Sa ideograpiya, ang bawa't salita ay may sariling palaguhitan, kaya libu-libong ideograma ang kailangang pagsanayan at sauluhin upang matutong sumulat.

Ang sulat-pantigan (silabika) ay lumitaw naman sa mga wika sa Mesopotamya at nakaabot sa mga Persano at mga Griyego sa pulo ng Siprus. Nakasapit sa Ehipto at sa mga Maya (Indiyo) ng Mehiko. Pinaunti ng sulat-pantigan ang bilang ng mga titik sa halos dalawang daan na lamang.

Ang mga lahing Semitiko ay kinikilalang siyang nagsimula ng sulat-alpabetiko sa pamamagitan ng mga unang Ebreong tinawag na Penisyo *(Phoenician)*. Ang mga unang sulat-alpabetiko ay gumamit ng panay na katinig lamang, at ang mga patinig ay nauunawaang naroroon o kasama na ng mga katinig. Ang panulatang katutubo ng mga ninuno ng mga kasalukuyang Pilipino ay sinasabing supling ng unang sulat-alpabetikong ito (Lendoyro).

Ang sulat-alpabetiko ay kinuha ng mga Griyego, dinagdagan ng mga titik para sa patinig, at nagbuo ng mga sagisag ng bawa't ponema o batayang tunog na pananalita. Maliban sa ilang panulatang Silanganin (Arabe, Intsik, Nipon, atb.), ang lahat ng mga pangunahing wika sa daigdig ay tumulad sa alpabetong Griyego. Ang romanisadong (Romano) alpabeto ay nakarating sa Pilipinas, dala ng mga Kastila. Ang makabagong palatitikang IPA *(International Phonetic Association)* ay may ugat ding mula sa alpabetong Griyego. Ang romanisadong *abakada* ng Pilipinas ay iniuugnay sa matandang *baybayin*.

### 1.9 *Mga Unang Gramatika*

Ang tunay na pag-aaral ng wika ay may katandaan na. Ang pinakamatandang akda, na kahi't sa panahong ito ng ikadalawampung dantaong may pinakamasaklaw na pagsusuri ng isang wika, ay ang gramatikang deskriptiba (balarilang palarawan) ng wikang Sanskrito ni Panini. Ang larawan ng wika sa aklat na ito ay ang Sanskritong noo'y kasalukuyang sinasalita ng mga tao—hindi batay sa teoriyang kung ano ang inaakalang wasto ay siyang dapat ilahad—kundi pagmamasid sa umiiral na paggamit ng wika.

Gayon man, ang mga paham na Griyego ay naniwala na ang kanilang wika ay siyang pinakamagaling at siyang tanging wikang

dapat pag-aralan. Ang mga gramatikang sinulat nila ay nagtataglay ng layuning gayon ang ipaunawa at ituro sa nag-aaral. Tinularan sila ng mga Romano na nagmana sa Griyego ng pamumuno sa daigdig. At tumulad naman sa Romano ang naging supling ng Latino, gaya ng Italyano, Pranses, Kastila, Portuges, atb.

1.10 *Ang mga Misyunero*

Ang pagpapalaganap ng doktrina Kristiyana sa pamamagitan ng mga misyunero ay nagsimula noong ika-15 dantaon. Marami sa mga misyunero ang nag-aral ng mga wikang katutubo ng mga tribung hinangad nilang makaunawa ng salita ng Diyos.

Sa Pilipinas, ang mga wikang pinag-aralan ng mga misyunero ay Tagalog, Ilukano, Kapampangan, Ibanag, Pangasinan, Bikol, Samarenyo Bisaya, Sibuhanon (Sinugbuanon, Sibwano) Bisaya, at Hiligaynon (Hiliguayna) Bisaya. Nagsipagbuo sila ng *Artes y Reglas* . . . (mga gramatikang may kasamang diyalogo) na ukol sa pangangailangan ng paring nagpapakumpisal o nagpapaliwanag ng doktrina. Sa ilang wikang gaya ng Tagalog, ang "Artes" ay sinamahan ng "vocabularios".

Sulat-kamay ang mga unang akda ng mga misyunero. Ang nilikhang makinang limbagan ni Guttenberg ay nagtagal nang may 200 taon bago kumalat sa buong daigdig. At dahil sa makinang limbagang ito, nang ito'y kumalat na, dumami ang limbag na aklat na nakaabot sa maraming tao.

At dumami rin ang mga wikang natuklasan at napag-aralan ng mga misyunero. Sa mahigit na 2,200 wika ng daigdig, mahigit sa kalahati na ang napagsalinan ng Bibliyang Kristiyano.

1.11 *Makabagong Pananaw*

Noong 1916, si Franz Boas ay gumamit ng pagsusuring ponemika at gramatikal sa mga wika ng mga tribu ng *Indian* sa Amerika. Mula noong 1920, sa pamumuno nina Edward Sapir at Leonard Bloomfield sa Estados Unidos, ang pamamaraang ponemika ay nagkaroon ng maraming tagataguyod. Ang pamamaraang ito ay kumakalat ngayon sa daigdig at kilala sa tawag na *second language approach*.

Ang hukbong sandatahang Amerikano ay gumamit ng paraang palarawang-ponemika sa pagtuturo ng mga 30 wika sa libu-libong tauhan ng hukbo. Sa loob ng iilang buwang pag-aaral

ay nagkaroon sila ng sapat na kasanayan upang makipagsalitaan sa karaniwang paraan sa wikang pinag-aralan.

Kaya ngayon, sa larangan ng pagtuturo ng wika, ay may tinatawag na *tradisyunal* (makaluma?) at may tinatawag na *lingguistika* (makabago?). Ang huli ay ginagamit sa pagtuturo ng Ingles sa mga Pilipino.

### 1.12 *Pagbabagong Pangwika*

Ang lahat ng wika ay dumaraan sa pagbabago sa tinagal-tagal ng panahon, sa kayarian at kahulugan ng mga salita at parirala. Ang pagbabago ay banayad at di-pansinin, bagama't nangyayari kahi't sa karaniwang itinatagal ng normal na buhay ng tao. Upang mailantad ang pagbabago, kailangan ang paghahambing ng mga ulat-wika ng isang salinlahi sa ulat-wika ng kasalukuyang salinlahi. Habang paurong ang saliksik sa panahong lumipas, makikitang dumarami at lumalaki ang pagbabago.

Isinasaalang-alang ng dalubwika ang mga pagbabagong pangwika sa ganang panloob ng wika, sa impluwensiya ng ibang wika, at sa pagbabagu-bago ng kaugalian, paniniwala, pananampalataya, pamahalaan, hanapbuhay, kabihasnan, kalinangan, atb., ng tao.

### 1.13 *Diyalekto at Katutubo*

Ang mga salita at pahayag na ginagamit sa pag-uunawaan ng maraming tao sa ilalim ng mga tuntuning sinusunod ng lahat; may balarilang makatwiran at may panitikang nagtataglay ng sariling tatak na katangian ng mga taong nagsasalita — ito ang bumubuo sa wika.

Kung walang sukat mapansing pagkakaiba ng mga salita at pahayag ng isang pangkat ng mga tao, masasabing sila'y may iisang *diyalekto* o magkapareho sa diyalekto. Kung may ibang pangkat na taong may kaunting kaibahan sa pagsasalita nguni't nagkakaunawaan sa kabila ng kaibahan, sinasabing magkaiba ang diyalekto. Subali't kung hindi nagkakaunawaan, ang mga pangkat ay nagsasalita ng magkaibang wika. Sa katagalugang ang lahat ay nagkakaunawaan sa Tagalog, may mga diyalektong Bulakan, Batangan, Tayabasin, Marindukihin, atb.

Mahirap matiyak ang buong pook na sakop ng diyalekto, di-gaya ng pook-wika na maaaring maguhitan ng hanggahan sa mapa,—kailukuhan, katagalugan, kabikulan, kabisayaan, atb.

At saka maaaring magkaroon ng higit sa isang diyalekto sa isang pook. Sa Iloilo, ang nagsasalita ng Hiligaynon (Ilonggo) at Hiniray-a (Kiniray-a) ay magkasamang naninirahan, namumuhay, at nagkakaunawaan. Sa kabikulan, may kasabihang, "Tumawid ka lamang ng ilog, iba na ang diyalekto."

May mga diyalekto rin—o antas ng wika na ginagamit ayon sa kung sino ang kausap o kung ano ang uri ng taong kausap, kung mababa, kapantay, o nakatataas kaysa sa nagsasalita.

Ang pinagkalakhang wika ng bata sa limang taong gulang at ipinagpatuloy sa pagtanda ay tinatawag na siyang katutubo niyang wika. Ang napapansing pinagpapalakhang wika sa mga bata rito sa Pilipinas, lalo na ang nakaangat-angat sa buhay, ay wikang banyaga, na hindi wika ng mga kasambahay. Lalaki ang mga batang ito nang walang katutubong wika, sapagka't ang dapat nilang maging katutubo ay siya nilang ipalalagay na banyaga. Ang ibang wikang pag-aaralan sa makabagong pananaw, ay siyang tinatawag na *pangalawang wika.*

1.14 *Mga Wika sa Daigdig*

Sinasabing may mahigit na 2,000 na ang nakatalang bilang ng mga wika sa daigdig. (Sa Pilipinas ay 76 ang alam.)

Pinagbukud-bukod sa mga pamilya at sangay ang mga wikang nalapatang-suri na. Ang magkakapamilya ay nagkakasama sa sakop-heograpikal, bagama't hindi ito lapat para sa lahat. Ang mga pangunahing sangay ng wika na may kinalaman o may impluwensiya (*) sa kalinangang Pilipino ay ang mga sumusunod:

Sa pamilya ng mga wikang Malayo-Polinesyo kabilang ang Malay, Indonesyo, Habanes, at Batak, at may impluwensiya sa mga wika sa Pilipinas na kasangay.

— MALAY*, Batak*, Balines, Dayak, Makassar, atb.
INDONESYO*, Habanes*, Sundanes, Madures, atb.
PILIPINO*, Tagalog*, Bisaya, Ilukano*, atb.
— Tsamoro, Malagasi.
(Kanluran)

MALAYO-POLINESYO

(Silangan)
— (Mikronesya)
— (Melanesya): Pidyano, atb.
— (Polinesya): Hawayano, Tahityano, Samoa, Maori

Ang wikang Kastila na nagdala ng maraming salita at pahayag sa mga wika sa Pilipinas ay isang wikang kabilang sa sangay na Latino-Romanse ng malaking pamilyang Indo-Europeo. Kasama ng Kastila ang Pranses, Italyano, Portuges at Romano.

Ang wikang Ingles na hangga ngayo'y namamayani sa pamumuhay at kalinangan ng mga Pilipino, ay isang wika sa ilalim ng sangay Hermaniko ng Indo-Europeo. Kasangay ng Ingles sa Hermaniko ang mga wikang Aleman, Olandes, Plamengko, Danes, Suweko, Norwego at Islandiko.

Sa bahaging Indo-Iranian kabilang ang Sanskrito, Persano, Hindi, at Bengali na maaaring may ambag sa katangiang Malayo-Indonesyo ng mga wika sa Pilipinas. Ang Arabe ay isa sa mga wikang Semitiko.

## SANGGUNIAN


Bloomfield, Leonard. *Language*
Gleason, H.A., Jr. *An Introduction to Descriptive Linguistics*
Hockett, Charles F. *A Course in Modern Linguistics*
Jones, Daniel. *The Phoneme: Its Nature and Use*
Heffner, R-M.S. *General Phonetics*
Kantener, Claude E. and Robest West. *Phonetics*
Pei, Mario. *Language for Everybody*
Pei, Mario and Frank Gaynor. *Dictionary of Linguistics*
Pike, Kenneth L. *Phonetics*
Pittman, Dean. *Practical Linguistics*
Potter, Simeon. *Modern Linguistics*
Sapir, Edward. *Language*
Sturtevant, Edgar H. *An Introduction to Linguistic Science*

## MGA KATAWAGANG UKOL SA

## EDUKASYONG

## BILINGGWAL

(Ingles-Pilipino)

Mga Katawagan sa

| | |
|---|---|
| (Teaching) .................. | Pagtuturo |
| (Social Studies/Science) ....... | Araling Panlipunan<br>Agham Panlipunan |
| (Character) .................. | Wastong Pag-uugali |
| (Health) .................. | Kalusugan |
| (Physical Education) ........ | Pagpapalakas ng Katawan |
| (Work Education) ........... | Edukasyong Panggawain |
| (Home Economics) .......... | Karunungang Pantahanan |
| (Paghahalaman at Pagsasaka) .... | Gardening & Agriculture |
| (Awto Mekaniks) ............ | Auto Mechanics |
| (Mga Gawaing Kahoy) ........ | Wood-Working |
| (Mga Gawaing Metal) .......... | Metal-Working |

*"Ang Pilipino ay gagamiting panturo sa sumusunod na mga asignatura: araling panlipunan/agham panlipunan, edukasyon sa wastong pag-uugali, edukasyong paggawain, edukasyong pangkalusugan at edukasyon sa pagpapalakas ng katawan."*

**Kautusang Pangkagawaran Blg. 25,s. 1974**
**(Titik d, Talataang 1)**

**Kagawaran ng Pilipino**
**Dalubhasaang Normal ng Pilipinas**
**Maynila**

## MGA KATAWAGAN SA PAGTUTURO

| INGLES | PILIPINO |
|---|---|
| Aim | Layunin |
| General Aim | Pangkalahatang Layunin |
| Specific Aim | Tiyak na Layunin |
| Appreciation Lesson | Pagpapahalagang Aralin |
| Antonym | Kasalungat |
| Application | Paggamit |
| Articulate | Bigkasing maliwanag |
| Assignment | Takdang-Aralin, Takdang-Gawain |
| Attitude | Saloobin |
| Attribute | Katangian |
| Behavioral Objective | Layuning Pangkagawian |
| Biography | Talambuhay |
| Board of Directors | Lupon ng Patnugutan |
| Board of Judges | Lupon ng Inampalan |
| Brief Teaching Plan | Maikling Banghay ng Pagtuturo |
| Bulletin Board | Paskilan |
| Board Field Technique | Pagdulog Pangmalawakan |
| Book review | Suring-basa |
| Chairman | Tagapangulo |
| Cognate | Magkaugnay |
| Cognitive | Pangkabatiran |
| Coherence | Pagkakaugnay-ugnay |
| Communication Arts | Sining ng Komunikasyon |
| Culminating Activity | Panapos na Gawain |
| Composition | Katha |
| Concept | Kuru-kuro, Pagkaunawa, Konsepto |
| Consonant | Katinig |
| Conversational Method | Pamaraang Pasalitaan |
| Cooperative Study | Tulung-tulong na Pag-aaral |
| Course of Study | Palatuntunan ng Pag-aaral |
| Create | Lumikha |
| Curriculum | Kurikulum |
| Continuous Progression Scheme | Panukalang Patuloy na Pag-unlad |
| Continuous Progression | Patuloy na Pag-unlad |
| Conceptual Approach | Pamaraang Konseptwal |
| Deductive Method | Pamaraang Pasaklaw |
| Define | Ibigay ang katuturan |
| Definition | Pakahulugan, Katuturan |
| Degree | Antas, Katibayan |
| Demonstration | Pagpapakitang-turo |
| Demonstrate | Pagpapatunay, Pagtatanghal |
| Department | Kagawaran |

| | |
|---|---|
| Department of Education, Culture and Sports | Kagawaran ng Edukasyon, Kultura at Isports |
| Detailed Teaching Plan | Masusing Banghay ng Pagtuturo |
| Develop | Luminang, paunlarin |
| Device | Kagamitan, kasangkapan |
| Diagnostic Test | Panuring Pagsusulit |
| Diagram | Dayagram, talangguhit |
| Direct Teaching | Tuwirang Pagtuturo |
| Discuss | Talakayin |
| Discussion | Talakayan |
| Dramatize | Isadula |
| Drill | Pagsasanay |
| Enunciate | Bigkasin |
| Environment | Kapaligiran |
| Equivalent | Katumbas |
| Essay | Sanaysay |
| Essay type test | Pagsusulit na pasanaysay |
| Evaluate | Pahalagahan |
| Even number | Pares (tukol) na bilang |
| Evolve | Bumalangkas |
| Execute | Isagawa |
| Exhibition | Pagpapakita, pagtatanghal |
| Experience | Karanasan, ekpiryensiya |
| Experiment | Esperimento, pagsubok |
| Explain | Ipaliwanag |
| Explanation | Pagpapaliwanag |
| Exploration | Paggalugad |
| Exposition | Paglalahad, Pagpapaliwanag |
| Factor | Dahilan, sanhi, salik |
| Fairy tale | Kuwentong-bibit |
| Fiction | Likha, gawa-gawa, katha |
| Figure of speech | Tayutay, Patalinghagang pananalita |
| Generalization | Paglalahat |
| Glossary | Talahulugan |
| Goal | Hangarin, hantungan |
| Guide | Patnubay |
| Homework | Araling-bahay, homwork |
| Homonym | Kabigkas na salita, salitang kasintunog |
| Hypothesis | Palagay, haka, ipotesis |
| Idea | Kuru-kuro, palagay, opinyon, ideya |
| Identify | Kilalanin, ituro |
| Illustrate | Ilarawan, ipakita |
| Illustration | Paglalarawan, pagpapakita |
| Imagination | Guniguni, imahinasyon |
| Inanimate | Walang buhay |
| Incorporate | Isama, ilangkap, ilakip |
| Inculcate | Ikintal, itanim |
| Index | Talatuntunan, indeks |
| Idiom | Kawikaan |
| Induction | Pagtatalaga, pagluluklok |
| Inductive Method | Pamaraang Pabuod |

| | |
|---|---|
| Inherent | Katutubo, likas |
| Initial | Pauna, panguna |
| Innovation | Pagbabago, kabaguhan |
| Interpretation | Pakahulugan, pagbibigay-kahulugan |
| Introductory | Panimula, pambungad |
| Lecture | Panayam |
| Lecture Method | Pamaraang Papanayam |
| Linguist | Linggwista, dalubwika |
| Lingguistics | Linggwistika, Aghamwika |
| Logical | Makatwiran |
| Manual | Pangkamay, manwal |
| Manuscript | Manuskrito, sulat-kamay |
| Margin | Palugit |
| Masterpiece | Obra-maestra, pinakamahusay |
| Mastery learning | Lubusang pagkatuto |
| Mechanics of writing | Mga sangkap sa pagsulat |
| Motivation | Pangganyak |
| Objective | Layunin, Obhetibo |
| Oral composition | Kathang Pasalita |
| Oral work | Gawaing pasalita |
| Oration | Talumpati, diskurso |
| Orator | Mananalumpati |
| Orthography | Palabaybayan, palatitikan, ortograpiya |
| Outline | Balangkas |
| Outline of subject matter | Balangkas ng paksang-aralin |
| Outline of teaching plan | Balangkas ng banghay ng pagtuturo |
| Pattern | Padron, huwaran, disenyo |
| Phonetics | Palatinigan, ponetika |
| Phonics | Palabigkasan |
| Phoneme | Ponema |
| Problem Method | Paraang Pasuliranin |
| Procedure | Pamamaraan |
| Programmed Instruction | Pinalatuntunang Pagtuturo |
| Project Method | Pamaraang Pabalak |
| Process of Scientific Mode of Inquiry | Pamaraang Makaagham na Pag-uusisa |
| Questionnaire | Palatanungan |
| Remedial teaching | Pagtuturong panlunas |
| Resource person | Kasangguni |
| Reteaching | Panibagong pagtuturo |
| Rhyme | Tugma |
| Rhythm | Aliw-iw, indayog |
| Scheme | Panukala |
| Self-learning kit | Kit sa sariling pagkatuto |
| Socialized Recitation | Malayang Pagkaklase |
| Skill | Kasanayan |
| Specific Objective | Tiyak na Layunin |
| Stanza | Saknong, taludturan |
| Supervised Study | Pinapatnubayang Pag-aaral |

# MGA KATAWAGAN SA ARALING PANLIPUNAN/AGHAM PANLIPUNAN

| | |
|---|---|
| Aborigines | Katutubong tao |
| Alkaline | Alkalin, alkalayn |
| Altitude | Taas, tayog |
| Aluminum | Aluminyo |
| Alluvium | Banlik |
| Amphibian | Ampibyan, panlupa't tubig |
| Ancestry | Kanunu-nunuan, pinagmulan, ninuno |
| Anemometer | Anemometro |
| Anonymity | Walang lagda |
| Antartic circle | Sirkulo ng Antartiko |
| Antartic Region | Rehiyong Antartika |
| Antartic Zone | Sonang Antartika |
| Apartheid | Bukurang lahi |
| Arable land | Sakahing lupa |
| Archeologist | Arkeolohista |
| Archipelago | Kapuluan |
| Arctic Ocean | Karagatang Artiko |
| Area | purok, lawak, laki, sukat, saklaw |
| Argentina | Arhentina |
| Artic Seashore | Dalampasigang Artiko |
| Axis | Pinag-iinugan, aksis |
| Atmosphere | Panganorin, agay-ay, atmospera |
| Autumn | Taglagas |
| Autumnal equinox | Taglagas |
| Barter | Palitan |
| Barometer | Barometro |
| Barrier | Hadlang |
| Basin | Tipunan, palanggana, lalagyan, lunas |
| Bay | Look |
| Belgium | Belhika |
| Benefit | Pakinabang |
| Bill | Panukala, patalastas, paunawa, babala |
| Black Mahogany | Kamagong |
| Brook | Sapa, saluysoy |
| Bronze | Tansong dilaw, bronse |
| Boundary | Hanggahan, kabalantay, hantungan |
| Burlap | Langgotse |
| Canal | Bambang |
| Canyon | Sabak |
| Cape | Lungos, tangos |
| Capital | Punong-lungsod, kabisera |
| Cartography | Kartograpiya |
| Caste | Kasta |
| Ceremony | Pagdiriwang, seremonya |
| Channel | Dagat-lagusan, kanal |
| Characteristic | Katangian |
| Circular paths | Daang sirkular, daang pabilog |

| | |
|---|---|
| Class Status | Uri ng kalagayan |
| Cliff | Dahilig, duminding, matarik na dalisdis |
| Climate | Klima, panahon |
| Cloud | Ulap |
| Coal | Karbong panggatong |
| Coast | Baybayin, baybay-dagat |
| Coastline | Baybayin |
| Collateral | Kolateral, kaagapay, panggarantiya |
| Commuter | Pagpapalitan, halinhinan, nagpaparoo't parito araw-araw |
| Concept | Kaisipan, palagay, kuru-kuro, konsepto |
| Condensation | Pagpapalapot, pagsisiksik, pagpapaikli, kondensasyon |
| Consciousness | Kamalayan, pakiramdam |
| Conservation | Wastong paggamit, pangangalaga, pagpapanatiling buo |
| Consumption | Konsumo, paggamit |
| Continent | Kontinete, kalupaan, lupalop |
| Continental Climate | Klimang pangkontinente |
| Conventional | Kalakaran, kaugalian |
| Copper | Tanso, tumbaga (pinaghalong tanso at ginto) |
| Countryside | Kabukiran, bukid |
| Crater | Bunganga ng bulkan |
| Creek | Ilug-ilugan |
| Crescent shape | Hugis-kresent, buwang hugis-suklay |
| Criteria | Pamantayan, panuntunan |
| Crude | Magaspang, hilaw |
| Cultivated land | Lupang binungkal |
| Currency | Pananalapi, pagka-pangkasalukuyan |
| Current | Agos, kasalukuyan, palasak, laganap |
| Custom | Kaugalian |
| Cyclone | Buhawi |
| Damp | Mahalumigmig, mamasa-masa |
| Degree | Antas, hakbang, sidhi |
| Degree of Latitude | Antas ng latitud |
| Degree of Longtitude | Antas ng longitud |
| Demography | Demograpiya |
| Density | Kakapalan |
| Depression | Lubak, lumbay, tamlay, kagipitan, pagsasalat |
| Desert | Disyerto, ilang |
| Developing Nations | Umuunlad na mga Bansa |
| Development | Pag-unlad, pagsulong |
| Distorted | Binaluktot, pilipit |
| Dockyard | Baradero, dalahikan |
| Drought | Tagtuyot, tagbisi |
| Dry season | Tag-araw |
| Dual location | Dalawang kinalalagyan |
| Dutch | Olandes |

| | |
|---|---|
| Economy | Pangkabuhayan, pagsisimpan |
| Electric Power | Lakas-elektrika, lakas-koryente |
| Elevation | Taas |
| Emerge | Lumabas, lumitaw, sumulpot |
| Equator | Ekwador, gitna ng mundo |
| Equinox | Ekinoksiyo |
| Escarpment | Dalisdis |
| Estero | Estero |
| Estuary | Wawa, bunganga ng ilog |
| Ethnic | Panlahi |
| Evaluation | Kahalagahan, pagpapahalaga |
| Evaporation | Ebaporasyon, pagsingaw |
| Explore | Galugad |
| Export | Iluwas, magluwas, magpalabas ng kalakal |
| Factor | Salik, elemento |
| Fall | Taglagas |
| Fall | Talon |
| Fatalistic | Patalistiko, nakamamatay |
| Fertility | Pertilidad, pagka-mataba, pagka-mabunga |
| Finland | Pinlandiya |
| Fioro | Piyoro |
| Fodder | Kumpay |
| Foreign currency | Pananalaping banyaga |
| Foreign Trade | Kalakal-panlabas |
| Forestry | Paggugubat |
| Frigid Zone | Sonang Malamig |
| Full moon | Kabilugan |
| Garden Island | Halamanang Pulo |
| Geography | Heograpiya |
| Geological | Heolohikal |
| Germany | Alemanya |
| Glacier | Kimpal ng Yelo, glesyer |
| Global | Pambuong-daigdig |
| Globe | Sansinukob, mundo, globo |
| Grassy plains | Madamong kapatagan |
| Gravity | Grabity, higup, grabidad |
| Great Britain | Gran Britanya |
| Greece | Gresya |
| Gulf stream | Daloy ng Look |
| Gulf | malaking look, golpo, kalookan |
| Harbor | pantalan, daungan |
| Heavenly bodies | Bagay-pangkalawakan |
| Heavy industry | Industriyang pangmalawakan |
| Hemisphere | Hating mundo |
| Heterogenity | Heterohinidad |
| Highland | Kataasan |
| Highlands | Kabundukan, bulubundukin |
| Hill | Burol, gulod |
| Holland | Olanda |

| | |
|---|---|
| Horizon | Abot-tanaw, Guhit-tagpuan |
| Humid | Basa-basa, malagihay, mahalumigmig |
| Humus | Lupang-itim |
| Hurricane | Bagyo, unos, buhawi |
| Hydroelectric power | Lakas-idrioelektriko |
| Iceberg | Yelong lutang, sambundok na yelo |
| Igloo | Iglu |
| Illiterate | Mangmang, di-makabasa't makasulat |
| Imaginary line | Guhit na imahinaryo, ipinalalagay na guhit |
| Immigrant | Mandarayuhan |
| Import | Angkat |
| Inalienable rights | Karapatang hindi maikakait o maaalis |
| Industry | Industriya |
| Inexhaustible resources | Di-nauubos na likas na kayamanan |
| Infiltration | Pagsalingit, pagpasok, paglusot |
| Influence | Lakas, kapangyarihan, bisa, impluwensiya |
| International Dateline | Guhit internasyonal ng Petsa |
| Interdependence | Pagsasandigan, pagtutulungan |
| Irish | Irlandes |
| Iron Ore | Inambatong bakal, inang-minang bakal, kiho |
| Irrigate | Patubigan |
| Irrigation system | Sistema o paraang ng patubig |
| Island | Pulo, isla |
| Islet | Munting pulo |
| Isthmus | Tangway, dalahikan |
| Journalism | Pamamahayag |
| Juvenile Delinquency | Delingkuwensiyang pangkabataan |
| Lake | Lawa |
| Land of the Living Museum | Lupain ng mga Buhay na Museo |
| Land of the Morning Calm | Lupain ng Payapang Umaga |
| Land of the Rising Sun | Lupain ng Sumisikat na Araw |
| Landlocked | Kulong na pulo |
| Latin America | Latina Amerika |
| Latitude | Latitud |
| Lead | Tingga |
| Leap Year | Taong pares |
| Legend | Pinagmulan |
| Levee | Saplad |
| Lichen | Lumot |
| Linen | De hilo |
| Lines of latitude | Guhit na magkaagapay |
| Linseed | Linga |
| Location | Lugar, kinatatayuan, kinaroroonan, pook |
| Low tide or ebb tide | Pagkati |
| Longitude | Longitud |
| Lowland | Kababaan, kapatagan |
| Lunar eclipse | Eklipse ng buwan, paglalaho ng buwan |

| | |
|---|---|
| Mangrove | Bakawan |
| Mantle | Mantel, takip |
| Marine climate | Klimang pandagat |
| Meadow | Parang |
| Mercantilist | Mangangalakal |
| Mercury | Merkuryo |
| Meridian | Katanghaliang tapat, tugatog |
| Mexico | Mehiko |
| Middle East | Gitnang Silangan |
| Migratory | Palipat-lipat |
| Migratory birds | Ibong palipat-lipat |
| Millet | Butil, miho |
| Molten rocks | Tunaw na bato |
| Monsoons | Hangin |
| Northeast Monsoon | Amihan |
| Southwest Monsoon | Habagat |
| Moonlight | Liwanag ng buwan |
| Mountain range | Kabundukan, bulubundukin |
| Mountainous | Mabundok |
| Mountain barriers | Balakid ng bundok |
| Migration | Pandarayuhan |
| Mine | Mina |
| Mist | Ulap, dagim |
| Mobility | Kadaliang kumilos |
| Mores | Mga ugali, ugaling-bayan |
| Mortality | Mortalidad, pagkamatay |
| Mountainous portion of the earth | Bulubunduking bahagi ng lupa |
| Mutton | Karne ng tupa |
| Natural | Natural, likas |
| Natural resources | Likas na kayamanan, katutubong kukunang-yaman |
| Navigable | Mapaglalayagan |
| Norms | Tuntunin, istandard, pamantayan |
| North | Hilaga |
| North Atlantic | Hilagang Atlantiko |
| Northeast | Hilagang Silangan |
| Northeast monsoon | Sigwang hilagang silangan |
| Northeast wind | Hanging hilagang silangan |
| Northwest | Hilagang kanluran |
| Narrow coastal plains | Makitid na kapatagan sa baybay-dagat |
| Natural resources | Likas na kayamanan |
| Navigator | Maglalayag |
| North pole | Dulong hilaga |
| Oasis | Oasis |
| Ocean curents | Daloy ng karagatan |
| Oblique | Pahilis, patagilid, pahiwid, pahilig |
| Occidental | Kanluran, taga-kanluran |
| Ocean | Karagatan |
| Orbits | Landas sa pag-ikot |
| Oriental | Silangan, taga-silangan |
| Outer space | Labas ng daigdig; kalawakan |

| | |
|---|---|
| Pacific | Pasipiko |
| Pampa | pampa |
| Migration | Pandarayuhan |
| Parallel | Paralel, agapay |
| Pattern | Huwaran, parisan |
| Penguin | Penggin |
| Peninsula | Malapulo |
| Perennial path | Pamalagiang landas |
| Peripheral location | Labas, panabi |
| Phase | Pagbabago, bahagi |
| Plain | Kapatagan |
| Plateau | Talampas |
| Point | Tangos |
| Polar bear | Osong polar |
| Polar region | Rehiyong polar |
| Pollination | Polinasyon |
| Pond | Lawa-lawaan |
| Population | Kabuuan ng mga mamamayan, populasyon |
| Port | Daungan |
| Prairie | Kaparangan |
| Precipice | Bangin, talampas |
| Precision | Katiyakan |
| Precision Instrument | Instrumentong presisyon, kagamitang pangkatiyakan |
| Prehistoric | Bago magkasaysayan, Bago napatala ang kasaysayan |
| Prime meridian | Unang meridian, gitnang hati |
| Protectorate | Protektorado, nasa pangangalaga |
| Province | Lalawigan |
| Pygmies | Unano, bulilit, napakaliit |
| Quicksand | Kumunoy |
| Race | Lipi, lahi |
| Raw cotton | Bulak |
| Railroad | Daang-bakal |
| Region | Purok, lugar, dako, pook |
| Relief | Ginhawa, tulong, lumbok, saklolo |
| Renewable natural resources | Nahahalinhang likas na kayamanan |
| Resettlement | Pagsasaayos, kasunduan, paglilipat |
| Resources | Kayamanan, yaman |
| Responsibility | Pananagutan, tungkulin |
| Reserve | Ilaan |
| River Basin | Oya, kuwengka, lunas ng ilog |
| Route | Daan |
| Rushing water | Rumaragasang tubig |
| Sandal wood | Sandalo |
| Satellite | Tagasunod, aliporis, satelayt |
| Savanna | Kapatagan, sabana |
| Sea Breeze | Simoy ng dagat |
| Sea level | Pantay-dagat |
| Seashore | Baybay-dagat |

Seal . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Balyena
Seashore . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Dalampasigan
Sediment . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Latak, tining
Shore . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Pampang
Shower . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Ambon
Silk Industry . . . . . . . . . . . . . . . Industriyang seda o sutla
Silver . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Pilak
Skyscraper . . . . . . . . . . . . . . . . . Gusaling tukud-langit
Slope . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Dahilig, talibis, libis, dalisdis
Social . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Lipunan, panlipunan
Social stratification . . . . . . . . . . . . Pag-uuri-uring panlipunan
Sorcery . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Pangkukulam, paggagaway
Solar eclipse . . . . . . . . . . . . . . . Eklipse ng araw, paglalaho ng araw
South . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Timog
South America . . . . . . . . . . . . . . Timog-Amerika
Southeast Asia . . . . . . . . . . . . . . Timog-Silangang Asya
Southeast Asiatic . . . . . . . . . . . . Timog-Silangang Asyatiko
South Pacific . . . . . . . . . . . . . . . Timog-Pasipiko
Southwest . . . . . . . . . . . . . . . . . Timog-Kanluran
Southwest wind . . . . . . . . . . . . . Habagat
South pole . . . . . . . . . . . . . . . . Dulong timog
Soviet Union . . . . . . . . . . . . . . . Unyong Sobyet
Speed of revolution . . . . . . . . . . Bilis ng pag-ikot
Spherical shape . . . . . . . . . . . . . Hugis-bilog, bilog, bilugan
Spin on axis . . . . . . . . . . . . . . . Uminog sa aksis
Spring . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Tagsibol
Status . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Kalagayan, katayuan
Status Quo . . . . . . . . . . . . . . . . Kasalukuyang kalagayan
Steel . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Asero
Strait . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Kipot
Strait . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Daanan
Strategic location . . . . . . . . . . . Istratehikong lugar, maayos na lugar (ayon sa balak)
Structure . . . . . . . . . . . . . . . . . Pagyayari, pagtatayo, kayarian
Struggle . . . . . . . . . . . . . . . . . . Paghahamok, pagsisikap, pagpupunyagi, pagpupumilit
Suburban . . . . . . . . . . . . . . . . . Sa tabing-lungsod, sa paligid-lungsod
Summer . . . . . . . . . . . . . . . . . . Tag-init
Summer solstice . . . . . . . . . . . . . Tag-init, solstisyo sa tag-araw
Summit . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Taluktok
Swamp . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Latian
Symbol . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Simbolo, sagisag
System . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Paraan, pamamaraan, sistema
Tapioca . . . . . . . . . . . . . . . . . . Kasaba, balinghoy
Taro . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Gabi, gabe
Temperate . . . . . . . . . . . . . . . . Katamtamang lamig
Temperate zone . . . . . . . . . . . . . Sonang may katamtamang kalamigan
Territory . . . . . . . . . . . . . . . . . Sakop na lupain, teritoryo
Term . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Tawag, katawagan, takdang panahon
Theory . . . . . . . . . . . . . . . . . . . Palagay, paliwanag, teoriya
Thunderstorm . . . . . . . . . . . . . . Unos

| | |
|---|---|
| Tidal wave | Daluyong |
| Tide | Lagay ng tubig, paglaki at pagliit ng tubig |
| Time zone | Sona ng oras |
| Tilting of the earth on its axis | Pagkiling, paghilig ng mundo |
| Topography | Topograpiya |
| Tornado | Buhawi |
| Torrid zone | Sonang mainit |
| Trade wind | Hanging pantay-araw |
| Transition | Pagbabagong-kalagayan |
| Treaty | Kasunduan |
| Trend | Lakad, kalakaran, takbo, hilig |
| Tribulation | Paghihirap |
| Tributary | Sangang-ilog |
| Tributary | Nasasakop, nagbabayad |
| Trosphosphere | Tropospir |
| Tropic | Tropiko |
| Tropical | Tropikal |
| Twilight | Takipsilim, dapithapon |
| Tundra | Tundra |
| Tunnel | Lagusan, tanel |
| United Arab Republic | Nagkakaisang Republika ng Arabe |
| United Nations | Nagkakaisang mga Bansa |
| United States of America | Estados Unidos |
| Urban | Panlungsod |
| Valley | Lambak, labak |
| Valuable resources | Mahahalagang likas na kayamanan |
| Vegetation | Tanim, halaman |
| Ventilate | Pahanginan, magpahangin |
| Vernal equinox | Tagsibol |
| Vicinal location | Kalapit |
| Water vapor | Singaw |
| West | Kanluran |
| Western orientation | Laki o mulat-kanluran |
| Wheat | Trigo |
| Whirlpool | Alimpuyo ng tubig, puyo |
| Whirlwind | Ipuipo, buhawi |
| Wind belts | Mulaan ng hangin |
| Winter | Taglamig, tagginaw |
| Winter Solstice | Solistisyong Taglamig |
| Woolen cloth | Telang lana |
| World | Daigdig, mundo |
| Zone | Sona |

## MGA KATAWAGAN SA WASTONG PAG—UUGALI

| | |
|---|---|
| abate | bawasan, tigilan |
| abduction | pag-agaw |
| abet | sulsulan |
| abeyance | pansamantalang pagpipigil |

| | |
|---|---|
| abhorrence | pagkasuklam |
| abide | sumunod |
| able | may-kakayahan, may-lakas |
| abolish | alisin |
| abominate | kainisan, kasuklaman |
| abrogate | pawalang-halaga |
| abrupt | biglaan |
| absence | pagkawala, pagliban |
| abstain | pigilin |
| absolute | lubos |
| abuse | kalabisan |
| abusive | mapagmalabis |
| acclaim | ipagbunyi |
| achieve | matamo |
| accommodate | pagbigyan |
| accomplish | gawin |
| accomplishment | nagawa, naisagawa |
| accurate | tumpak, wasto |
| accuse | paratangan, pagbintangan |
| accustom | sanayin |
| activity | gawain |
| adequate | sapat, husto |
| admiration | paghanga |
| admire | hangaan, purihin |
| adorable | kaibig-ibig |
| adore | sambahin |
| agreement | kasunduan |
| allegiance | pagtatapat |
| alert | listo, laging handa |
| ambition | hangarin, pangarap |
| amend | baguhin, iwasto, dagdagan, susugan |
| amiable | kalugud-lugod |
| amusement | libangan |
| anxiety | pagkabahala, pagkaligamgam |
| applause | palakpak, pumalakpak |
| appointment | tipanan, usapan |
| appreciate | pahalagahan |
| apprehension | pangamba |
| appropriate | dapat, nararapat |
| argument | pagtatalo |
| assurance | katiyakan |
| austerity | pagtitipid |
| authority | kapangyarihan |
| belonging | pag-aari |
| beseech | ipakiusap |
| boast | magyabang |
| boisterous | maingay, magulo |
| bow | pagyuko |
| bragging | nagyayabang, naghahambog |
| calm | mahinahon |
| candid | tapat |

capable . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . may-kakayahan
careful . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . maingat
celebrate . . . . . . . . . . . . . . . . . . . ipagdiwang
character . . . . . . . . . . . . . . . . . . . pagkatao
challenge . . . . . . . . . . . . . . . . . . . hamunin, paghamon
charity . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . pagkakawanggawa
cheer . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . aliwin, aluín
cheefulness. . . . . . . . . . . . . . . . . . . pagkamasayahin
civic . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . pambayan, sibiko
claim . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . angkinin
clothing . . . . . . . . . . . . . . . . . . . pananamit
club . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . kapisanan
coarse . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . magaspang, mababang-uri
command . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . utos
community . . . . . . . . . . . . . . . . . . . pamayaman, pook, purok
competent . . . . . . . . . . . . . . . . . . . mahusay, may-kakayahan
composure . . . . . . . . . . . . . . . . . . . hinahon
conduct . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . asal
confidence . . . . . . . . . . . . . . . . . . . pagtitiwala
conservation . . . . . . . . . . . . . . . . . . pagpapanatili, pangangalaga
conserve . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . pangalagaan, ingatan
contagious disease . . . . . . . . . . . . . . . sakit na nakahahawa
contented . . . . . . . . . . . . . . . . . . . nasisiyahan
convenience . . . . . . . . . . . . . . . . . . kaginhawahan
conveyance . . . . . . . . . . . . . . . . . . . sasakyan
cooperation . . . . . . . . . . . . . . . . . . pakikiisa, pakikipagtulugan
courage . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . tapang, tibay ng loob
courteous . . . . . . . . . . . . . . . . . . . magalang, mapitagan
courtesy . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . paggalang, pamimitagan
criticism . . . . . . . . . . . . . . . . . . . puna, pamumuna
criticise . . . . . . . . . . . . . . . . . . . pumuna, punahin
cruel . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . malupit
decent . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . kagalang-galang, disente
dependable . . . . . . . . . . . . . . . . . . . maaasahan
deposit . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . ilagak, deposito
depression . . . . . . . . . . . . . . . . . . . pananamlay, panlulungkot
derive . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . makuha
deserve . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . magindagat
desire . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . pagnanais, pagnanasa
devotion . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . pagiging-tapat, panata, debosyon
docile . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . masunurin
drive . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . ibunsod
dishonor . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . kawalang-dangal, walang karangalan
disobey . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . suwayin
distrust . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . huwag pagkatiwalaan, walang-tiwala
disturb . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . gambalain
earnest . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . tapat
economy . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . kabuhayan, pagtitipid
ecstacy . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . kaluwalhatian
egoism . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . pagkamakasarili
eliminate . . . . . . . . . . . . . . . . . . . alisin, iwaksi

